# AZUCENA

Sinipi sa nobelang "AZUCENA" ni C. Braeme
ng nagsatagalog na si
ROSENDO IGNACIO

UNANG PAGKALIMBAG

Mayo 2, 1920

## IKALAWANG HATI

BAHAY PALIMBAGAN ni P. SAYO BALO ni SORIANO
MAYNILA.

Tel. 3099

LIMBAGAN AT MGA AKLATAN
ni
P. SAYO BALO NI SORIANO
Rosario 225, Plaza del Conde 1008 Binundok at
Azcarraga, 552, Tundo, Maynila.

# XX

WALANG sinomang halos na di nakababatid sa Derby ng̃ isang paglilitis na pumukaw ng̃ labis sa kalooban ng̃ madla, na idaraos sa lalong madaling panahon, dahil sa kasalanang pagpatay na nangyari sa mg̃a kabukirang malapit sa himpilan ng̃ perokaril. Si koronel Lenox, na amain ng̃ nasasakdai, ay isa sa mg̃a taong lalong tanyag sa kondado; ang kanyang pang̃ala'y kilala sa buong Inglaterra, at walang sinomang nagaalinlang̃an na maituturing niyang isang katibayang nakapagbibigay pagmamalaki sa kanya. Naging isang matinding dagok, gayun din, sa koronel ang pagkakasakdal sa kanyang pamangkin sa kasalanang pagpatay ng̃ kapuwa, at ang tanang nakakikilala sa kanya ay nagdaramdam ng̃ lubos sa napagsapit niyang kapahamakan.

Ang mayayaman sa kondado, ay halos nagsidalong lahat sa Derby upang mapanood ang mg̃a paglilitis; at ang mg̃a himpilan ó mg̃a bahay patuluyan ay nang̃agsikip sa mg̃a taga ibang bayang nagsihimpil doon. Yayamang si Claudio Lenox ay kilala rin sa mg̃a lipunan ng̃ mg̃a mayayaman sa Londres, kaya't marami sa mg̃a kaibigan niya ang du-

mating doon upang siya'y matulungan sa mangakakaya, sapagka't wala halos sa kanilang makapaniwalang siya'y may kasalanan.

Isa ngang bagay na di pangkaraniwan, dahil sa kayamanan at katayuang dakila ng nasasakdal; datapuwa't bukod diyan ay wala gayun ding nakanunuynoy ng kung alin ang mga kadahilanang sukat na pagbuhatan ng kasalanang pagpatay. Buong panunumpang pinatututohanan ni Claudio Lenox na kailanma'y di niya nakita ang sawingpalad na nabanggit kungdi noon lamang umagang lagyang ng benda ng kanyang panyo ang kamay at ibigay ang direksiyon upang ihanap ng ukol na gawain; datapuwa't ang natutungkol sa iba pa, ay wala siyang sukat na masabi. Kung inuusisa siya kung saan siya naparoon ng gabing yaon ay hindi siya tumutugon; gayun din, ayaw niyang sabihin kung sino ang kaalakbay niya sa estasyon. Ang mga nagtatatanggol sa kanya ay paraparang nawalan ng pagasa, sampu ng isang matalinong konsehero na ipinasundo sa Londres ng naghihimutok niyang iná.

—Sabihin ninyo sa amin ang ginawa ninyo ng gabing yaon—ang winiwika sa kanya,—upang magawa namin ang paraang sukat na panuntanganan.

—Hindi po mangyayari—ang itinutugon niyang walang kabagobago.—Isinusumpa ko po na wala akong kaalaman sa bagay na pagpatay ng kapuwa, datapuwa't sukat hanggang dito na po lamang, at wala na akong dapat na masabi.

—Malamáng na iyang inyong katigasan ng loob ay siyang magdalá sa inyo sa bibitayan—ang wi-

nika ni Burton, na isa sa mğa bantog na manananggol sa Inglaterra.

Anopa't tinugon siyang malumanay ni Claudio.

—May mğa bagay pong lalong kasakitsakit kay sa kamatayan.

Dahil sa tahasang pagtutol na ito, ay walang maalamang gawin si Burton at wala siyang malimit na sabihin sa kanyang mğa kasama kung di:

—May isang babaing nalalahok sa usaping ito bukod sa pinatay. Umaasa ako sa bagay na vaon anopa't walang maibibigay na kabuluhan sa akin ang ganito kong paniwala, at hindi naman tayo makasumpong kahi't isang saksi.

—¡Isang kaululan!—ang nawiwika ni Laudón, isa sa mğa tagapagtanggol ni Claudio.—Ako man ay umaasang makapagpapaliwanag, kung gugustuhin.

Sa ganito'y sumapit ang ika 23 nğ Agosto, na ipagsisimula nğ paglilitis, anopa't si Claudio'y di man lamang nahahandang magbigay nğ hinihiling sa kanyang pagpapaliwanag. Noo'y isang marikit na araw nğ tagaraw, at ang palasyo nğ hukuman ay punungpuno nğ di mabilang na mğa taong sabik na sabik na makaalam nğ magiging wakas nğ paglilitis. Sa salon ay nagkaroon nğ isang pangkalahatang kilusan nang maipagbigayalam na sisimulan na ang paglilitis, at ang kasabikan nğ madla ay lalong nagulol nang makitang lumagay sa likmuan nğ mğa sakdal si Claudio Lenox. Minamasdan ito nğ tanang taglay ang di pangkaraniwang panggigilalas; samantala naman siya, na di nawawala ang kilos na malumanay at dakila na ikinatatanği niya, ay nagta-

taglay ng̃ isang anyong higit ang kabagsikan kaysa dati, at marahil ay nangyayari ang lahat ng̃ ito kung sumasaisip niya ang kanyang masisiraang puring mg̃a kamaganak.

—¿Inaamin ninyo ó hindi ang kasalanan, G. Claudio Lenox?—ang tanong ng̃ Pang̃ulo ng̃ hukuman sa gitna ng̃ ganáp na katahimikan ng̃ mg̃a nagsisipanood.

—Hindi po—ang maliwanag na itinugon ni Claudio, na nagdulot sa lahat ng̃ mg̃a kaharap doon ng̃ isang kasiyahang loob.

Anopa't nang simulan ang paglilitis, ang mg̃a naroroon sa tribunal ay nakabalatang ang mg̃a tapagtanggol ay malabis na nagaalinlang̃an; at madaling kumalat sa salon ang balita na magpahanggang sa mg̃a oras na iyon ay hindi pa nakahahagilap ng̃ isang saksing panglaban.

Iniharap pagkatapos ng̃ Prokurador ng̃ Korona ang mg̃a pangyayari sa kapasyahan ng̃ hurado. Ang nasasakdal ay buong magdamag na umalis ng̃ bahay niyong gabing mangyari ang pagpatay; nakita siya sa Derby at kaalakbay ang isang babaing nagtung̃o sa pook ng̃ pinagkasalanan; ang kanyang panyo ay natagpuan sa mg̃a kamay ng̃ nasawi at ang kanyang direksiyon sa isang bulsa naman nito; at sa wakás, ay nakita siya ng̃ isang saksing umuwi sa Parke ng̃ Actón ng̃ maguumaga nang kalong ng̃ kabalisahan. Ang Konseho ng̃ korona ay inaaming walang mg̃a saksi sa pangyayari; na walang natutuklasang sanhi na ikabubuyo ng̃ nasasakdal sa ikapagkakasala; na ang ugali ng̃ nasasakkal

ay wala pa magpahangga ngayong sukat na ikapuna; na walang natatagpuang anomang sandata, ó mga bahid ng dugo sa damit ng nasasakdal, na ang lahat ng ito'y nagbabadya sa kapakinabangan niya; datapuwa't hindi nga sapat ang ganito, kung di magkakaroon ng iba pang mga paghahayag na lalong mabisa.

Nang mga sangdaling ang mga manananggol ay di magkamayaw, at walang malaman kung saan babagilap ng itutugon sa pagsasakdal, ay siyang pagaabot ng isa sa mga bantaypinto sa bantog na si Burton ng isang papel na may sulat ng lapis. Isang masayang ngiti sa kasiyahangloob ang napinta sa mukha nito, pagkatapos na mabasang lahat ang nilalaman, at nang makalapit sa isa sa kanyang mga kasamahan, ay nagwika rito ng:

—¿Hindi ba sinasabi sa inyong may isang babaing kasama? ¡Basahin ninyo!

Binasa ng ibang tagapagtanggol na taglay ang kaisang kasiyahangloob na katulad ni Burton.

"Ako'y nahahandang magbigay ng isang pagsasalaysay na makapagliligtas kay Claudio Lenox. Sabihin ninyo sa akin kung mangyayari ako na maghayag sa inyo ng mga bagaybagay.—AZUCENA VOGAN."

Lumabas isangdali si Burton, na nang magbalik na muli, ay di pa natatapos na maghayag ng pagsasakdal ang piskal.

Ang pagsasakdal ay kakilakilabot at tila mandin nagbibigay ng isang kabigatan sa katayuan ng nasasakdal; kaya't pumupukaw ng kalooban ng mga

nagtatanggol na magpahanggang sa oras na iyon ay nagpapakitang parang hindi makapagpasya at nangakatungo, kahima't talagang kinakakailangang gumawa karakaraka ng isang kaparaanang ikapagtatamo ng kaligtasan. Samantala'y nagsisipagsalaysay ang mga saksi ng Korona, at ang usaping ni Claudio ay para manding talo na, kung ang kanyang mga manananggol ay di makapagharap ng kahi't isang saksing makatututol sa mga kalaban. ¿Sino kaya iyong kasama niya sa estasyon? Ito nga ang dakilang bagay.

—Narinig na ninyo ang akta ng pagsasakdal, mga ginoong hurado—ang saad ng Prokurador ng Korona,—inaasahan namin na bibigyan ninyong bisa.

Gayun na lamang kalaki ng kabaklahan ng nagsisipanuod nang tumindig si Burton. Ito'y isang bantog na manananggol; datapuwa't ang usapin ay tila manding wala nang pagasa pang manalo at ang lahat ay malaki ang pagmimithing mabatid ang kasasapitan ng usapin.

Mga ginoong hurado—ang wika,—ito marahil ang pagkakataong lalong kasakitsakit na ipinagkaroon ko ng kapalarang madaluhan, sapagka't kailanma'y hindi ako nakakita ng isang pagsasakdal na kakilakilabot ng labis, at bukod dito'y wala pang pinagsasaligang katuwiran, laban sa isang maginoong napakabuti. Hindi lamang sa patutunayan ko sa inyo na walang kamalayan sa kasalanang ibinibintang sa kanya, kungdi, sa kanyang magandang loob na pagkamaginoo, ay minasarap niyang mawala na ang kanyang buhay huwag lamang masiraan ang la-

long kaliitliitan ng̃ kabantugan at puri ng̃ isang babae. Patutunayan ko sa inyò na kahima't ang nasasakdal ay may kasamang isang dalaga sa himpilan ng̃ perokaril at nagtung̃o silang dalawa sa pook na kinatagpuan sa sinawingpalad, gayun ma'y turing siyang ganap na walang malay.

Isang malalim na katahimikan ang tumugon sa mg̃a pang̃ung̃usap na ito, at siyang kaunaunahang bugsong ikinahalata, na si Claudio'y nabalisa ng̃ labis, na nagmamalas sa lahat ng̃ dako.

—Tawagin ang unang saksi—ang patuloy ni Burton,—siya ang magsasalaysay sa inyo kung saan naroon si Claudio Lenox ng̃ gabing mangyari ang pagpatay; siyang magsasabi sa inyo, gayun din kung paano, sa halip na isagawa ang ganitong sala, ay pinagsikapang tighawin ang mg̃a dusa ng̃ sawingpalad na si Ana Barrat; at sa katapusan, ay maghahayag sa inyo ng̃ mg̃a pangyayaring magpapatunay ng̃ kawalang malay ng̃ nasasakdal.

Nang tamaang titig an bantay-pinto, ay sinabi rito:—

—Mangyari lamang ninyong papasukin dito si Azucena Vogán.

Pagkarinig ni Claudio ng̃ pang̃alang ito, ay nagbaga ang mukha.

—Hindì na sana sìya nararapat pang humarap —ang narinig ng̃ tanan na binigkas niya,—ako,y natatalaga nang mamatay alang̃alang sa kànya.

Di nagidlap at pumasok ang dalagang saksi, na ang taglay na magandang bikas ay siyang umakit sa kalooban ng̃ lahat. Pagaalis ng̃ belo ay nang̃ahang̃a

ang tanang nagkakatipon; na minamasdan ng̃ lahat yaong makinis at magandang mukha na kinalalarawanan ng̃ lungkot, kahihiyan at ng̃ lubos na kapasyahang tumupad sa isang tungkulin. Siya, sa kanyang sarili, ay parang hindi napapansin ang karamihang nakaliligid at nanggigilalas sa kanya, ang kanyang titig ay di nagbabago at walang tigatig sa Pang̃ulo ng̃ hukuman.

—¡Huwag na kayong magsalita, aling Azucena! —ang sambot na bigla ni Claudio.

—¡Huwag kayong maing̃ay!—ang hadlang ng̃ Pang̃ulo.—Sa isang hukuman ay hindi pinahihintulutan na magudyok ang sinoman sa kapuwa na magkubli ng̃ katutohanan.

—¿Ano po ang pang̃alan ninyo?—ang kapagkakakang usisa sa dalaga.

—Azucena Vogán po—ang itinugon ng̃ tinatanong na taglay ang pagkabalisa.

—¿Kasama po kayo ng̃ nasasakdal ng̃ gabing ika 16 at 17 ng̃ Hulyo?

—Opo, ginoo.

—¿Mangyayari po ba ninyong isalaysay ang mg̃a pangyayari?—ang isinaad ni Burton.

Minamalas ni Azucena ang Pang̃ulo na taglay ang isang anyong lipos ng̃ sakit at alinlang̃an, na animo'y humihing̃ing tulong.

—Binibining Vogán—ang ulit na saad ng̃ manananggol,—Mangyari lamang po sanang sabihin sa amin kung ano ang dahilan ng̃ pagkakasama ninyo ng̃ gabing yaon kay Claudio Lenox.

—Paparoon po kami sa Londres upang pakasal

—ang itinugon ni Azucenang nagmamasid sa Pangulo.

—¿Nḡ lihim?—ang usisa nito.

—Tanḡing kami po lamang ang nakababatid.

Nang makita nḡ Panḡulo na ang mukha nḡ abang dalaga'y kinalalarawanan nḡ isang kakilakilabot na damdamin, ay nagtigil isangdali, at saka nagwika ritong taglay ang magiliw na tinig nḡ anya:—Huwag kayong magulat, binibining Vogán; gawin ninyo nḡ matiwasay ang mḡa bagay at saysayin ninyo ang mḡa pangyayari sangayon sa inyong kagustuhan, na parahin ninyong kayo'y nakikipagusap sa mḡa tunay na kaibigan.

Kung ganyan ninyo ipinahihintulot sa akin, ginoong Panḡulo, ay sasabihin ko sa inyo na ang katutohanan po ay: nagdaramdam po ako nḡ labis nḡ yamot na manglagi sa aming tahanan, na wala akong nakakaulayaw na mḡa taong kasinggulang ko. Isang pagkakataon po naman ay nakilala ko si G. Claudio Lenox, nagustuhan ko po, at sa akala ko po ay iniibig ko siya, at nang yayain akong kami'y magtanan, ay sinanḡayunan ko po nḡ lubos.

—Datapuwa't ¿nanḡanḡailanḡan pa baga nḡ isang pagtatanan?—ang tanong nḡ Panḡulo.

—Sa amin pong kamusmusan ay gayon ang aming akala. Ang mḡa nunu ko po ay mayroong ibang mḡa panukala hinggil sa akin, at nararapat po kaming umalis noon sa kinabukasan para sa gawing Alemania; para mandin po sa amin ni D. Claudio Lenox, ay kung di kami makakasal nḡ araw ding yaon ay hindi na mangyayari kailanman.

—Nababatid ko na—ang winika nḡ Panḡulong

nakangiti.—Hayu at ipagpatuloy ninyo.

—Nagkaroon po ako sa aking sarili ng̃ malaking kalabuan ng̃ isip—ang wika ni Azucena,—sapagka't hindi ko po nagunita ang kasalanang ginagawa ko; at ganito ng̃a po nakipagkayari ako kay G. Claudio Lenox na sasakay kami sa treng magdaraan sa Acton sa hatinggabi upang magtung̃o ng̃ Londres. Umalis po ako sa bahay, ng̃ walang sinomang nakamalay, kaya't pamayamaya ng̃ kaunti ay tumulak kami sa Acton.

—Ang hepe ng̃ himpilan ng̃ Acton ay makapagpapatunay na ang nasasakdal ay bumili doon ng̃ dalawang bilyete—ang hadlang ni Burton.

—Sa ganitong pangyayari ay sumapit po kami sa Derby—ang patuloy ni Azucena,—na aming paglilipatan ng̃ tren; anopa't ayon po sa sinabi sa akin ni G. Lenox, ay hindi mangyayaring maipatuloy ang paglalakbay hanggang bago magikapito ng̃ umaga, dahil sa isang kapinsalaang nangyari sa tren koreo. Sa kaibigán ko pong maiwasan na ako'y mapagsino, ay pinagkayarian naming lumayo kami sa himpilan at nagtung̃o ng̃a kami sa mg̃a gawing kabukiran. Nang naroroon na po kami, ay napansin ko ang isang bultong malapit sa isang bakod, at nang lapitan namin ay aming nakita na isang babaing natutulog. Kinausap po namin, at bagaman tutoong mahina ay nagising at tumugon sa amin. Sinabing siya'y si Ana Barrat, at may asawa datapuwa't napakasawingpalad sa kanyang kasi. Isinaysay sa amin na noong unang dako,y isa siyang dalagang may mabuting tikas at maligaya, anopa't sa di niya

pagkakaroon ng̃ kapahintulutan sa kanyang ina sa gawang pagaasawa, ay nagtanan siya, at ito ng̃a ang naging sanhi ng̃ kanyang mg̃a kasawiangpalad: Nagdulot ng̃a po sa akin ng̃ malaking kagiklahanan ang istoryang iyan, samantalang si G. Lenox ay naging napakamaawain at butihing ugali sa abang babae, na ibinigay ang kanyang panyo upang lagyan ko ng̃ benda ang isang kamay na bali ng̃ babae.

Pagkahayag ng̃ mg̃a pang̃ung̃usap na ito, na nagbabadya ng̃ hiwaga, ay nagkaroon ng̃ isang kabalisahang pangkalahatan ang nagsisipanood, na ikinahintong sapilitan ni Azucena sa loob ng̃ ilang saglit sa pagsasalita; anopa't pamayamayang manumbalik na muli ang katahimikan, ay nagpatuloy na nagwika ng̃ anya:—

—Binigyan siya gayun din ni G. Lenox ng̃ salapi at ng direksiyon nito sa Londres, sapagka't ayon sa sabi sa amin ng̃ kulangpalad na babae, ay sinasaktan siyang madalas ng̃ kanyang kasi; at idinugtong pang sabi na walang pagsalang hindi magluluat at papatayin siya. Dahil dito, ay sinabi ni G. Lenox sa kanya na walang mabuti kungdi ang humiwalay siya sa kanyang asawa, at sa Londres ay pagsisikapang ihanap siya ng̃ gawa. Pinasalamatan ng̃a po kami ng̃ labis, at pagkatapos ay nagbalik ng̃a kaming muli sa landas na aming pinanggaliñgan.

Naghintung muli si Azucena, dahil sa damdaming bumabalisa na bung̃a ng̃ kanyang isinasalaysay; pagkatapos ay nagpatuloy na muli ng̃ anya:—

—Pagkatapos po, G. Pang̃ulo, ay naliwanagan po ako ng̃ isip; na kung ang pagtatanan sa kanyang

tahanan ang naging sanhi ng̃ mg̃a kapahamakan ng̃ babaing yaon, ay gayun din marahil ang mapagsasapit ko; at sa aking paning̃in ay dagling sumurot ang kasaman ng̃ aking kagagawan. Ako po ay tumang̃is, at isinamu ko kay G. Claudio Lenox na ihatid akong muli sa bahay.

—Ganyan ng̃a malimit nagtatapós ang mga pagtatanang iyan—ang winika ng̃ Pang̃ulo.

—Nararapat ko rin pong ipahayag na si G. Lenox ay naging napakamasunurin sa akin. Pagkabatid niya na talagang ibig na ibig kong umuwing muli, ay inihatid po ako hanggang sa malapit sa aking tahanan at doon nagpaalam. Isinusumpa ko po, G. Pang̃ulo, na maliban lamang po sa di kinukusang limot, ay nasabi ko na po ang lahat ng̃ katutohanang natutungkol sa paugyayaring ng̃ayo'y pinaguusig dito.

—Ibig ba ninyong ipahayag sa amin—ang usisa pagkatapos ng̃ Prokurador,—¿na kung bakit hindi kayo humarap kapagdaka nuong mg̃a nagdaang araw, yayamang maipalalagay ng̃ang nabalitaan ninyo ang pagsasakdal laban kay Claudio Lenox? ¿Bakit hindi kayo naghayag ng̃ katutohanan noon pang una, sana'y naiwasan sa gayong paraan, na sumapit sa ganitong bangga?

—Ginoo—ang itinugon ni Azucena,—hindi po ako nagkaroon ng̃ kaalaman sa paglilitis na ito kungdi sa loob pa lamang ng̃ dalawangpu't apat na oras. Ako po ay kasamang isang buwan ng̃ aking mg̃a nuno sa Alemania, kaya't hindi po ako nakabalita sa nangyayaring anoman dito, kungdi kahapon po lamang, sa isang pagkakataon, sa pamamagitan ng̃ isang pahayagan. Bahagya na lamang po ako na

nagkapanahong dumating dito, pagkarakangpagkarakang simulan ko ang paglakad.

—¿Naparito kayong nagiisa?

—Nagiisa po; na iniwan ko para sa habang panahon ang aking tahanan; sapagka't hindi ko po inaakalang ako'y patatawarin magpakailanman ng̃ aking mg̃a pinakaiibig.

Ang pagtataka ng̃ madla sa dalagang yaong napakaalindog, napakabutihingugali at napakahinhin ay lalong nagulol, na walang sinoman marahil sa mg̃a naroroon ang di nagmimithing marinig siyang magsalaysay ng̃ buo niyang aklat ng̃ buhay. Hindi ng̃a nang̃apapapagal ng̃ pagmamasid sa kanya.

Hinggil sa hurado, ay hindi na minarapat pang pakausiusisain: ang paghahayag ni Azucena ay napakaliwanag at may lubos na katutohanan, na siyang naging dahilan ng̃ pagpapawalang sala noon din kay Claudio ng̃ walang tutol ng̃ mg̃a bumubuo ng̃ hukuman. Binasa ng̃ Pang̃ulo noon din ng̃ buong ing̃at ang akta, at nang makapagukol ng̃ malas kay Azucena, ay winika rito:—

—Hindi mangyaring di ko kayo pasalubung̃an ng̃ maligayang bati. Kayo ng̃a kung sa bagay ay nakagawa ng̃ isang pagkakamali; datapuw't kung nagkaroon man ng̃ taong napakadakila at mahál na nakapagsisi sa kanyang sariling kusa ng̃ kanyang kamalian, ay wala ng̃ang iba pang sukat na kilanlin kungdi kayo lamang. Ang inyong kagandahangloob ang siyang nagligtas sa nasasakdal, at kung dahil doon ay nawala ang inyong pinakamamahalmahal at pinakaiibig, ay di ng̃a namin mangyayaring di ipa-

hayag ang paghangã sa inyong bayaning kaugalian. Mgã bakas ng̃ kalakhan ng̃ kaluluwa, na tulad nito, ay nagdudulot sa amin ng̃ isang kaaliwan, sa gitna ng̃ aklat ng̃ buhay ng̃ mgã katimawaan ng̃ tao na sa arawaraw ay nangyayari sa harap ng̃ ating mgã mata. Hindi ko ibig na kayo'y umalis na di pagukulan muna ng̃ ganitong bati, hindi lamang sa taglay kong pagkakinatawan ng̃ pamahalaan, kungdi sa pangãlan ng̃ mgã simulaing walang hangga ng̃ kaugalian at ng̃ hustisya.

Maugong na sigawan at palakpakan ang sumunod sa mgã huling pangũngũsap na ito, at ang kasiglahang naghari ay gayon na lamang.

—¡Pagpalain nawa siya ng̃ Diyos!—ang winiwika ng̃ mgã babae.

—¡Isang bayani!—ang sinasabi naman ng̃ mgã lalaki—at ang mgã pangũngũsap na "mabuhay" ay umalingãwngãw sa loob ng̃ bahay-hukuman.

Datapuwa't sa gitna ng̃ ganitong kaingãyan, nang ang mgã may malaking hangãrin kay Azucena ay paghanapin siya, upang tulungãn, pagukulan ng̃ kanilang paghangã ó pasasalamat, ay walang isa mang makapagkuro ng̃ kanyang kinadoroonan. Parang isang malikmatang lumitaw at naparam ang maalindog na anyong yaon.

# XXI

ANG maugong na paglilitis ay natapos din sa dikawasa, at si Claudio'y muling nakapanumbalik sa piling ng̃ kanyang mg̃a kamaganakan at kaibigan. Sa lahat ng̃ dako ay tinatanggap siya ng̃ buong galak at kasiglahan.

—¡Mabuti ang ginawa mo, Claudio!—ang sinasabi sa kanya ng̃ mg̃a kaibigan niya.—Na ikaw ay isang walang malay, kailanma'y di namin pinagalinlang̃anan, na ikaw ay isang maginoo, datapuwa't hindi lamang namin nalalamang ikaw ay may sapat na kayang magpakitang animo'y isang bayani.

Si koronel Lenox na nakapupuring labis sa kanyang pamangkin, ay winika dito:

—Ang katutohanan, ang kaguluhang napagsapit mo ay talagang napakabigat.

—Sa kabila po ng̃ kasiyahangloob na nilikha sa akin ng̃ mabuting naging wakas ng̃ aking usapin—ang itinugon ni Claudio,—ay nagdaramdam po ako dahil sa di pagkakatagpo ko diyan sa walang katulad na si Azucena Vogán, na ipinaubaya ang lahat niyang kaligayahan mailigtas lamang ako. Kung hindi ninyo ikagagambala ay pumaroon po tayong muli

sa Palasyo nğ Hukuman. Marahil ay nasumpunğan na rin ang pook na kanyang pinatunğuhan.

Nagtunğo nğa sila sa ipinagaanyaya ni Claudio, datapuwa't walang sinomang makapagsabi nğ nauukol sa kinadoroonan ni Azucena; subali't gayun man, ay marami pa ring mğa taong nagkakatipon doon na pinaguusapusapan ang maugong na pangyayari.

—Hindi ko malilimutan kailanman—ang sinasabi nğ isa,—kahima't mabuhay ako nğ isang daang taon. Kailanma'y di ako nakakita nğ pagkakapisanpisan tulad noon, nğ kamahalan nğ damdamin at kagandahan.

—¿Narinig ba ninyo, tío, ang pinaguusapan?—ang usisa ni Claudio.—¡Gaano kalaki ang paghanğa sa kanya! Ako, na nakakikilala sa kanya, ay marunong na magpahalaga sa tiniis niyang hirap dahil lamang sa akin, sa pagharap sa madlá sa isang hukuman, upang magsagawa nğ gayong pagsasalaysay. ¿Sa paanong kaparaanan kaya mangyayari kong magantihan siya?

—Ang pakasal ka sa kanya—ang itinugon nğ koronel.

—Sa akala ko po ay hindi papayag; sapagka't kung tunay na ako'y iniibig niya, ay hindi siya magpipilit na bumalik sa kanyang bahay nğ umagang iyon. Datapuwa't kahima't hindi siya umibig sa akin, sa kabila nğ ginawa niyang mabuti sa akin ay ibig ko namang gantihin siya sa kaparaanang kahi't na maramay ang buhay ko kung kinakailanğan. Ang pinakamaliit kong ninanasa ay ang makasama siya nğ aking ina sa bahay; sapagka't hindi

ko maubos isipin ang gagawin nğ abang dalagang nagiisa sa ibabaw nğ mundó.

Ang koronel ay malaking tutco ang paghihinagpis, gayun din si Claudio, dahil sa di pagkakatuklas sa lalong pinakamaliit na bakas na makapagtuturo nğ pook na kinahahantungan ni Azucena; sapagka't ito'y nakatakas sa gitna nğ kaingayang naging wakás, pagkatapos na maigawad nğ hukuman ang kahatulang pagpapawalang sala at sinoma'y hindi nakakitang muli sa kanya.

Nahahanda na si Claudio upang ipaampon sa kanyang iná sa bahay, at tinatangka nğa niyang pumaroon sa Bergen, upang humingîng tawad, sa pangalan nilang dalawa, kay D. Arturo at kay senyora Vongán; subali't ang lahat nğ ito'y natira sa balak, dahilan sa di pagkatagpo kay Azucena.

—Kung hindi ko siya masumpungan, ay hindi mawiwikang sanhi nğ kakulanğan ko nğ pagsisikap—ang nawika sa sarili ni Claudio.

—Sa wakás ay ipinagbigayalam niya sa pulisya; ipinagutos niyang paghanapin sa lahat nğ mğa himpilan at mğa bahay patuluyan sa pook na iyon; na naghahandog nğ mabuting mğa gantingpala sa lahat na makabatid nğ kinadoroonan niya; datapuwa't walang napagsapit na lahat: parang nilamon mandin nğ lupa ang dalagang bayani sa kapanahunan.

Nang makita niyang ang lahat nğ pagsusumikap ay walang mapagsapit, ay minagaling ni Claudiong umuwi silang magina sa Londres. Hindi pa halos natitiwasay ang kanyang ina sa kakilakilabot

na kagiklahanang tinamo, ay winika sa kanyang anak:—

—Ito'y isang pangyayaring kakilakilabot, na inaasahang kong magsisilbi sa iyong leksiyon. Bukod dito, ay nañgañgamba ako na magkaroon ka nğ ibang kapinsalaan sa haharapin.

—Iya'y malayong mangyari—ang itinugon nğ koronel.—Ang nakagugunita sa kanyang kagagawan; ay makagugunita rin sa kanyang kagandahangugali matapos ang kanyang pagkakulong, na iniligtas nğ isa sa mğa higit ang kamahalan at alindog na dalaga sa Inglaterra.

—Ikinukumpisal ko po sa inyo, nanay—ang winika ni Claudio,—na ako'y naging bahagyang lingáw magpahanggang nğayon; datapuwa't may pagasa ako na ang pangyayayaring ito'y makapagbibigay aral sa akin. Ang haharaping panahon ang magsasabi sa inyo.

—Ganyan din ang paniwala ko—ang isinaad nğ koronel,—ang leksiyon ay magiging makabuluhan. Tungkol sa ibang bagay, ay ayoko na magdamdam si Claudio sanhi sa pangyayaring ito, ó magisip na nawala na ang pagmamahal ko sa kanya, at dahil diyan, ay ipinahahayag ko nğayon din na siya ang tanğing magmamana sa akin.

—Napakabuti ninyo sa akin, pinakaiibig kong amain; datapuwa't hindi ko ibig na ako'y mahalin ninyo sa isangdaling udyok nğ sigla ó nğ paghanğang hindi karapatdapat sa akin.

—Sapagka't wala akong mğa mapamamanahang iba pa, ¿sino kungdi ikaw nğa lamang? Ang bagay

na iyan ay ayos na, kaya't huwag mo nang banggitin pang muli sa akin.

Ang kasiyahangloob ni Claudio at nğ kanyang iná, nang umuwi sa Londres ay naging ganap sana, pagkatapos nğ mğa pangyayaring nabanggit, kung di lamang sa kalungkutang naghahari sa kanila sa pagkawala ni Azucena; sapagka't kahima't ang ina ni Claudio'y nanğanğamba nğ una na di tanggaping katulad nğ nagdaang araw ang kanyang anak sa mabuting kapisanan, subali't madaling naparam ang gayong mğa alinlanğan. Di pa natatagalang dumarating sila, ay tumanggap na si Claudio nğ isang anyaya nğ Dukesa ng Grandecourt sa pingka nito sa parang at ipinahiwatig sa kanya ni Lady Ansley ang laki nğ pagmamahal nğ anak na dalaga nito sa kanya.

—Hindi nğa dakila ang kapinsalaang tiniis mo, —ang nawika nğ ina ni Claudiong taglay ang isang pagbubuntunghininğa sa kasiyahang-loob.

* * *

Kinabukasang makaraan ang pagpapalaya kay Claudio, ay dumating, na nakalulan sa isang sasakyang paupahan, ang isang maginoo sa Palasyo nğ Hukuman nğ Derby. Ang taglay na mukhang maganda ay namumutla at bahagyang di magkawasto, ang mğa kamay ay nanğinğinig nğ kaunti, samantalang ang kanyang titig ay nagbabadya nğ isang buháy na pagnanais. Paglunsad sa kotse ay nagdudumaling nasok sa pinto nğ Palasyo, at pagkasumpong sa isa sa mğa kawani, ay nagusisa:—

—¿Sinimulan na po baga ang paglilitis laban kay Claudio Lenox?

—Natapos na po kahapon din...

—Sabihin nĝa ninyo sa akin ang nangyari at lubos ko kayong pasasalamatan, dalidaliin lamang ninyo, sapagka't ako po ay nagmamadali... ¿Hindi po ba naparirito ang isang dalagang nagsagawa nĝ pagsasalaysay?

—Naparitu po, at ang kanyang pagsasalaysay ay siyang nakapagligtas sa buhay nĝ nasasakdal. Sasabihin ko pong madali sa inyo ang lahat sa aking makakaya.

Sinabi nanĝang lahat ang nangyari, na halos di napansin ang malaking kabalisahang ibinunĝa nĝ kanyang mĝa panĝunĝusap sa damdamin nĝ kaharap, lalunglalu nanĝa nang saysayin ang paghanĝa nĝ kalahatan sa dalaga.

—¡Kaawaawang dalaga!—ang naibulong sa sarili nĝ naghahanap.—Bukod sa siya'y marikit at walang malay ay magandang loob.

Muling itinanong sa kawani nĝ naghahanap na binata, ang ganito:—

—¿Natatandaan po ba ninyo ang panĝalan nĝ dalaga?

—Halos po' sa buong Derby ay walang di nakatatanda nĝayon nĝ panĝalan niyang si Azucena Vogán.

—Pinasasalamatan ko po nĝ labis iyang inyong mĝa balita. ¿Hindi po baga kaya maituturu ninyo sa akin kung saan siya nagtunĝo pagkatapos nĝ paglilitis?

—Marami po ang nagnanasang makaalam. Ang koronel Lenox po ay naghandog ng̃ isang daang librang esterlina sa sinomang makapagbigayalam ng̃ kinahahantung̃an niya, at ginawa nang lahat ang paghahanap sa lahat ng̃ dako, datapuwa't hanggang ng̃ayon ay wala pang nangyayari.

Si Adriano Darcy ng̃a, ang binatang yaong naghahanap, ay natirang nagmamasid sa kawani na taglay ang pagkabalisa.

—¿Ang ibig po ba ninyong sabihin, ay nawala?

—Hindi po siya kungdi ang kanyang bakas; sapagka't ang lahat po ng̃ mg̃a balità at pagsisiyasat ay walang napagsapit, at ang binatang si Lenox na kanyang iniligtas, ay nawalan na po ng̃ pagasa dahil sa pagkawala ng̃ dalaga. Ng̃uni't kung malaking tutoo ang pagmimithi ninyo sa bagay na iyan, ay mangyayari ninyong basahin ang lahat ng̃ mg̃a balita sa "Pahayagan sa Derby" ng̃ayong hapon.

—Marami pong salamat sa inyong pagtuturo— ang iginanti ni Adriano,—ng̃ayon din po ay hahanap ako ng̃ pahayagan.

—¡Nawala!—ang nawika pagalis ni Adriano,— hindi ako makaayon sa ganyang palagay. ¡Azucena! ¿anong nangyari sa iyo?

## XXII

HINDI nagtagal ng̃ gaano si Adriano ng̃ pagkatagpo ng̃ isang bilang ng̃ pahayagang itinuro sa kanya, at nakita ng̃a niya doon ang lahat ng̃ mg̃a balita hinggil sa usaping nilitis sa Derby. Nang mabasa niya ang salaysay ni Azucena, ay di nangyaring di niya pulaan ang kaugalian ni Claudio.

—¡Siya'y isang dalagang napakabata at walangmalay!—ang nasabi sa sarili.—Ang kanyang kamusmusan ay nararapat na siyang maging sandatang kanyang pananggol. ¿Paano nangyaring labagin ni Claudio ang pagkakatiwalang ipinagkaloob sa kanya?

Datapuwa't kapagkaraka ay nabasa niya ang sinasabi tungkol kay Claudio: na isang binata, matalino, may mabuting pakikiharap, ¿sino ang makapupuna sa kanya na mangibig kay Azucena? Sa kabilang dako, ang kaugaliang ipinamalas niya matapos na madakip ay di lamang sa di mapipintasan, kungdi karapatdapat na hang̃aan. Hinggil kay Azucena, ay natalos din ni Adriano na ang pagkawala ng̃ pagasa na ibinung̃a sa kanya ng̃ kabuhayan sa pagiisang tinataglay at ang mg̃a paghikayat ni Claudio, ang siyang nagudyok sa kanya sa gawang pagtakas. Ang kabataan ay humahanap lagi

na ng̃ kabataan din: iyan ay isang batás ng̃ kalikasan. Ng̃uni't hindi mapagaalinlang̃anan, na ang pagmamahal niya kay Claudio ay pangsamantala lamang; sapagka't kung hindi gayo'y di sana siya nagsisi sa kanyang pagtatanan sa kalahatian ng̃ landas: ó lalayo ng̃ayon sa piling ni Claudio, pagkatapos na kanyang mailigtas ang buhay.

Ang paguulat na ginawa ni Azucena sa Korte ay napakaliwanag, na di mapagaalinlang̃anan na atas ng̃ kanyang wagás na pagganap ng̃ tungkulin; samantalang ang kapakumbabaan ng̃ dalagang kilalanin ang kanyang sala at ang pagasang sinasabi niyang nawala nang lahat, ang pagasang magtamo ng̃ kapatawaran ng̃ kanyang pinakaiibig, ay nararapat ng̃ang gumising sa lalong matigas na puso. Sa diwa ni Adriano ay lumilitaw noon ang marikit na anyo ni Azucena sa haráp ng̃ hukuman; parang namamalas niya ang mailap at magagandang mata; ang kanyang nang̃ing̃inig na mg̃a labi; para manding naririnig niya ang nakahahalinang tinig na naguulat niyong mg̃a pangyayari, na ayon sa sabi, ay siyang nagudyok na iwan ang kanyang tahanan.

—¡Kaawaawa kong Azucena!—ang nasasabi sa sarili ni Adriano,—¿ano't hindi ka na nagkaroong pagtitiwala sa akin? ¿Ano't di mo ipinagtapat sa akin ang iyong pagkakamali, sa halip na ibang tao ang sa aki'y magulat? Yaong simula ng̃ iyong pagtatanan ay pinatatawad ko, datapuwa't ang pagkukulang ng̃ katiwala sa akin ay hindi.

At kapagdaka ay nagbago ang kanyang mg̃a isipan, kaya't muling nagwika:

—Hindi ko siya dapat na hatulan nḡ masama; marahil ay tangka niyang ipagtapat na lahat sa akin, kung ang pagkikilala namin ay mata'ik nang matalik.

Pagkatapos na mabasa ang ulat ni Azucena, ay nabatid ni Adriano ang mḡa sabihán nḡ tanan hing. gil sa bagay na iyan, at ang mḡa pañgungusap ng Pañgulo nḡ hukuman. Maraming lubha ang mḡa papuri kay Azucena, na ikinakalimot tuloy nḡ lubusan ni Adriano sa kamalian nḡ kanyang sinta upang huwag nang alalahanin pang muli ang kabayanihan nitó.

—¿Gaanong mḡa babae—ang nasasabi sa kanyang sarili,—na ipinauubaya ang nasasakdal na makaligtas sa kaparaanang dapat na mangyari, huwag lamang malahok ang kanilang puri? ¡Gaanong pagmamatapat at kamahalan nḡ mḡa damdamin ang ipinamamalas niya sa kanyang lahat na gawain! ¿Paano ko siya masusumpuñgan, upang sabihin sa kanya na hinahañgaan siya nḡ buong mundo sa halip na pulaan?

Samantalang naghahari kay Adriano ang ganitong pagmumuni, ay ginagawa naman ang lahat nḡ lakas nḡ isip upang magkaroon nḡ balita ó matuklasan ang bakas na kinadoroonan nḡ pinakaiibig niyang si Azucena; datapuwa't ang lahat niyang paghahanap ay walang napagsapit, na kapara din nḡ ginawa ni Claudio at nḡ koronel Lenox. ¿Saan siya naroroon? ¿Ano ang kanyang ginagawa? ¿Alin kaya ang sasapiint niyang kapalaran? Ang lahat nḡ mḡa tanong na ito ay katulad nḡ ibang mḡa hiwaga.

Sa pagkaubos nḡ lahat na pagasa dahil sa di

pagtatamo ng anomang mabuting kabanggaran, ay umuwi sa Birgen si Darcyng higit ang lungkot, na pinagaantayan sa kanya ni D. Arturo at ni senyora Vogán. Ang mukha nito ay sumama nang marinig ang ulat ni Adriano.

—Kailanma'y hindi ko inakala na ako'y uululin niya—ang winikang taglay ang malaking kagalitan.—Huwag na ninyong banggitin sa akin iyan, mang Adriano: iyan ang unang dungis na sumirang puri sa tahanang Vogán.

—Wala kayong katuwiran na magsalita ng ganyan —ang winika ni Adriano,—sapagka't hindi nararapat na limutin ang kabataan niya at nahikayat siya marahil sa mabuting paraan ni Claudio.

—Ang mga Vogán ay di nagtaglay kailanman ng mahinang loob; lagi nang isang dugong matapang at malakás.

—Sa lahat po sa kanila ay wala nang uuna pa ng tapang na tulad ni Azucena—ang sambót na bigla ni Adriano.—Hindi ko po sinasabi na siya na ang tangi na lamang napakawagás, sapagka't walang sinomang dapat magkagayon, at inaamin ko nga po na siya'y nagkasala; subali't ang sinasabi ko ay ang pagsisisi ay siyang nagaakyat sa kanyang makatkat sa a'aala ang kanyang kamalian. Kuruin ninyo kung gaanong tapang ang kinakailangan sa isang dalagang matatakutin na humarap sa isang Korte ng Hukuman upang maghayag ng pagkakasalang nagawa.

Datapuwa't si senyora Vogán ay hindi mahikayat, na ipinipilit din na ang pangyayaring yaon ay isang kahihiyan ng angkán; samantalang si D. Ar-

turo ay sumasa gayon sa kapasyahan ni Adriano na inuulitulit ang sinasabi ng̃ mg̃a pahayagan.

—Sa aking pagkukuro—ang winika ni senyora Vogán,—ay hindi gaanong sukat pahalagahan ang mg̃a pagpuri ó pagpula ng̃ mg̃a pahayagan; ang kapahamakan ay nababatay doon sa ang pang̃alang Azucena Vogán ay mabanggit sa mg̃a pahayagan Lilang kalahok sa isang usaping tulad niyan.

Si D. Arturo ay muling nagsalita ng̃ pagkampi kay Azucena, ng anya:

—Sa ganang akin man ay talagang dapat na magdalang kayamutan siya sa Retiro de la Reina. Noon pang araw ay iniisip ko na ang bagay na iyan. Wala nga siyang nakikita kaki't isang mukha ng̃ binata, kaya't hindi mapagtatakhan, na nang makilala niya si Claudio ay nakaroon siya ng̃ panggigilalas at ito ng̃a ang siyang sinamantala naman ng binata.

—Mayroon kayong lubós na katuwiran—ang sambót ni Adriano,—at sapagka't si Claudio ang tang̃ing binatang kanyang nakilala, kaya't ito'y nagkaroong lakas na siya'y mahikayat. Subali't kahima t naganyak niya ang kalooban ni Azucena, datapuwa't hindi niya kinamtan ang masintahing puso ng̃ dalaga. Umaasa ako na ipinaliwanag niya, na ang pagtatanan ay isang bagay na di masama, datapuwa't palibhasa'y walang tunay na pagibig si Azucena sa kanya, ay dagling nagbago ang loob sa mg̃a payo ni Claudio at tuloy napahatid na muli sa nilisang tahanan.

—Napakagandangloob ninyo sa pagtatanggol sa kanya—ang winika ni senyora Vogán, ng̃uni't hindi ako makaaamin sa inyong sinasabi. Tinuruan ko siya

at inalagaang taglay ang malabis na pagmamahal at pagiingat; ang lahat ng̃ pagasa ko'y nabubos sa kanya; at ang naging bayad sa akin, ay ang isang eskandalo sa madla sa isang Korte ng̃ Hukuman. Huwag na ninyong banggitin sa aking iyan, mang Adriano.

Si senyora Vogán ay napakalabis na magbigay ng̃ pang̃ang̃atuwiran sa mg̃a pangyayari, na siyang ikinauntol ng̃ paguusapan; ng̃uni't pagkaraang mapayapa, ay nakisang̃ayon din sa kurukuro ni D. Adriano, kaya't nagwika minsan isang araw ng̃:

—Sa lahat ng̃ ito, ay nararapat na umuwi ng̃ bahay at antaying ang eskandalong yaon ay mapawi sa alaala. Ang di pagsipot, ay katunayan na nagdadalang kahihiyan.

Ganitu ng̃a nagdaraan ang mg̃a linggo at buwan, na di man nagkakaroon ng̃ kahi't isang balita kay Azucena. Hindi na siya gaanong napaguusapusapan, hindi sapagka't sa kakulang̃an ng̃ paghang̃a, kungdi bagkus ang lahat ay pawang nagsisipagtaka, sampu ni senyora Vogán; na nagkaroon sa wakás ng̃ paniwala na ang pagsisisi ay napakalaki nang tutoo kaysa kinamtang sala. Samantala naman ay namatay na si Lord Chandon, at sa dahilang parorcon si Adriano sa Inglaterra upang tanggapin ang mana kaya't di pumayag si D. Arturo na maiwan sa Bergen.

—Panahon na ng̃ayon dapat natin iuwi sa bahay —ang winika niya kay senyora Vogán.—Malust na tayong nakapagparaang panahon at ito'y labis na upang makatkat ang unang dagok ng̃ tinatawag na "ating kapahamakan." Umaasa ako na wala nang sinomang maguusisa sa ating ng̃ bagay na iyan.

Nagsiuwi nang̃a ang dalawang magkasing ma-

tanda sa kanilang lumang tahanan, at, sapagka't nagkatutoo ang paniwala ni D. Arturo kaya't hindi nagkaroon nḡ sinomang nagusisa sa kanila ó bumanggit man lamang. Nawika minsan nḡ lahat, na si senyorita Vogán ay hindi na nagiisip na umuwi; at ang paggalang nḡ tanan sa mḡa nagmamay-ari nḡ Retiro de la Reina, ay siyang naging daan nḡ pagkatahimik nḡ lahat, Bukod dito'y, iilan lamang marahil ang nagbihinala nḡ ukol sa kalakhan nḡ panggigilalas nḡ magkasing Vogán sa kaakitakit na anyo nḡ kanilang apó; at maghapon halos na walang sumasaisip ni senyora Vogán kungdi ang natutungkol sa sasapiting kapalaran ni Azucena.

Ang bagong Lord Chandon ay tumanggap na nḡ pagmamay-ari sa kanyang mana nḡ walang anomang ligamgam, palibhasa'y walang sinomang magmamanang itinalagá ang namatay kungdi siya. Ang kastilyo nḡ Chandon ay isang tahanang mainam, na dahil sa mḡa lupang násasakop, ay nagbibigay nḡ isang malaking buwis at mayroon sa loob nḡ kanyang mḡa bakod na bató nḡ maririkit na koleksiyon nḡ mḡa aklat at mḡa gawa nḡ arte. Datapuwa't sa gitna nḡ di mabilang na kayamanan, ay di magdanas si Adriano nḡ ligaya, at buong pusu niyang gugugulin ang lahat nḡ ito masumpunḡan lamang ang di niya nalilimutang si Azucena Vogán. Sa ganang kanya'y para manding walang kapalaran, dahil sa pangyayaring itó, sapagka't magmula nḡ pagalis niya sa Alemania ay nagdaan ang mḡa buwan na di man lamang nakatanggap kahi't isang balita na makaaaliw sa kanyang malungkot at nagdurusang puso.

# XXIII

PAGKATAPOS na pagkatapos ng̃ bantog na paglilitis sa Derby, na ikinawalangsala ni Claudio Lenox, ay muli na namang nagtakip si Azucena ng mukha ng talukbong, at nang makaraang di napagsino sa gitna ng karamihang pawang masisigla, ay di nagidlap at sumapit siya sa isang daang malayo. Wala sa loob niyang nakarating ng di kinukusa sa nakaiinis na pook na pinagsimulan ng hiwaga ng kanyang buhay, sa madaling sabi'y sa gawi ng estasyon ng perokaril. Ang kahulihulihang bugso ng pagkatungtong niya sa mga daang ito'y nang kasama siya ni senyora Vogán; nang panahong yaon, ay lahat halos ay bumabati at gumagalang sa kanya ng labis, at ang mg̃a taong kanyang madalaw ay higit na ipinagkakapuri sa kanilang sarili.

—¡Anong pagkakaiba noon sa ng̃ayon!—ang nabubuka sa bibig ni Azucena;—noong araw ay nagpupuri sa akin ang madla, datapuwa't ngayo'y wala akong isamang kaibigan at di ko nga malaman kung saan magpaparaang gabi. Tunay kung

sa bagay na may mga taong magkakawanggawa, subali't kinakailangang magpakilala ako kung sino at si Azucena Vogán ay wala na sa ngayon para sa mundong ito. ¿Anong kasasapitan kaya ng kulangpalad na dalaga na nang mga nagdaang araw ay nagtaglay ng ganyang pangalan? ¡Tanging ang Diyos nga lamang ang nakatatalos!

Ganito siya nagmumunimuning patuloy ang pag'akad, at patanggpata na siya sa pagod nang sumapit ng estasyon.

—¡Ang mga pasaherong patungo sa Londres! —ang isinisigaw ng bantay pinto ng mga sangdaling yaon.

Sa gitna ng bahagyang antok ay sumaksak sa loob ni Azucena ang bumili ng bilyete; na wala nga siyang inaakala kungdi mangyayari siyang makapagpahinga sa tren nang walang sinomang gagambala.

Ganito ang ginawa niya, yayamang ito ang sanhi ng pagkaparoon niya sa Londre na halos kakalahati pang oras lamang ang nakararaan matapos ang paglilitis.

Para manding isang dakilang kayamanan sa kanya ang pagkakalikmu niya sa isang hati ng sasakyan; sapagka't makahihiga siya at makapagpipinid na matiwasay ng mga mata pagkaraan ng maraming pagod at pagdaramdam: ngayon ay wala nasiyang sukat pang gawin, yayamang naligtas na si Claudio.

Datapuwa't tuwing makakatulog siya'y nagugulantang; ang kanyang ulo'y bumibigat, nagaapoy

ang mga mata, at ang buo niyang katawan ay nagsisipanakit.

Kung sa gitna ng kanyang mga pagdurusa'y nagdaranas siya ng kasiyahangloob dahil sa pagkakaligtas ni Claudio, sa kabilang dako naman ay pinagtibay niya sa kanyang sarili na huwag nang isaalaala si Adriano, sapagka't para mandin siyang ibig na mabaliw.

Kung mabawi na ang kinakailangang lakas upang mabata ang kanyang kasawian ay saka na niya isasaalaala ang binata.

Pinagmalas nga ang pancorin ang maliliit na bahay ng mga manggagawa, ang ingay ng mga estasyon, na pinagsisikapang maiwaksi ang lahat ng diwang ikapagkakasakit niya; at sa ganitong paraan nasunduan niyang nakatulog.

Anopa't ang kanyang tulog ay balisang tutoo, minsa'y napangarap niyang nasa Retiro de la Reina, sa piling ng kanyang nuong babae, na ito y namamatay galit sa kanyang ginawang sala, sumunod nama'y napangarap niyang kapiling niya si Claudio, sa harap ng kulangpalad na si Ana Barrat; kapagdaka naman ay parang nakikita niya si Adriano Darcyng taglay ang magiliw na mukha, na nasa tabi ng ka-k da; at sa wakas ay para manding l malakad siya sa isang landas at sumapit sa isang libingan na nagwiwika ng: "Azucena Vogán, na lalabingwaluhing taóng gulang".

Sa lahat ng mga pangarap na ito'y nagising siyang nagsisisigaw sa hinagpis.

—Hindi ako mangyayaring makatulog at ako'y mababaliw—ang nawika sa sarili.

Datapuwa't untiunting naghari sa kanyang muli ang antok, at di na siya nagising kungdi nang marinig ang boses ng konduktor:

—¡Liwasan ng Euston, Londres!

Gabi nanga ng pumasok ang tren sa estasyon; na ang ganito'y nagdagdag pa ng kaguluhan ng loob sa abang si Azucena, na sapagka't napakabata, maganda at maalindog, ay sumasabingit sa libolibong mga kapanganiban, na walang kaalamang sukat gawin sa magugulong daang yaon ng makabagong Babilonia.

—Kailangan ko ang matulog—ang nawiwika sa sarili,—ó kungdi ay mababaliw akong walang pagsala. Salamat at mayroon pa akong kuwarta; mangungupahan ako ng isang silid upang matulugan ko hanggang sa matiwasay ang aking gulunggulong isip:

Sinimulan nangang maglakad, na humahanap ng isang bahay—patuluyan; nguni't karakarakang nagdilim ang paningin at ang mga bahay ay para mandin umiikit sa kanyang paligid, kaya't napilitan siyang pumigil sa pader.

—Ang ganito'y hindi lamang nasasalig sa pagkapuyat ko - ang nawika sa sarili,—talagang ako'y may karamdaman; nararamdaman kong parang bumabaon ang aking mga paa, at ang mga bahay ay parang nagsisipagsayaw sa aking paningin.

Gayun man ay nakalampas din sa kanya ang unang sumpong, at nang makalakad ng kaunti ay

namataan niya sa isang pinto ang isang karte long may titik na "Dr. Roberto Charles."

—Ako'y magsasangguni—ang sumaisip ni Azucena,—ako'y kanyang bibigyan marahil ng kahatulang ikapagkakaroon ko ng matiwasay na pagtulog.

umakyat ng mga ilang baytang at kumatog sa pintuan, nang mga sangdaling ibig na namang umult ang sumpong ay napilitan siyang humanap ng mapipigilan upang huwag mabnwal sa sahig. Lumapit pamayamiya ang isang utusang babae at binuksan ang pinto.

—¿Naririyan ba ang doktor?—ang usisa ni Azucena.

—Nariritu po, binibini, ¿ano po ang gusto ninyo?

—Ibig kong makausap lamang.

—¿Ano po ang pangalan ninyong sasabihin ko?

—Huwag mo nang sabihin, sapagka't hindi niya ako nakikilala

Itinuloy siya sa isang maliit na salong antayan, na naiilawan at nagagayakang mabuti. Si Azucen , na hindi magkamayaw, ay nagalis ng sumbrero at ng takip sa mukha, bago humilig sa isang naroroong supá.

Pagkaraan ng ilang saglit, ay lumabas na ang doktor, na napamangha ng bahagya at nabalisa pagkakita sa dalagang yaong namumutla at napakaganda na parang hindi pa siya nakakikita ng kamu ha: Ang ginintuang buhok ay nakatatakip sa bahagi ng ulunan ng supá, at ang mga kamay ay nakapinid ng mahigpit. Nilapitan siya kaya't ma-

daling nabatid ng doktor na hindi wagas na paglulog ang pagpapagupiling sa kanyang mga pangdamdam. Kinausap siya; nguni't kahima't idinidilat ni Azucena ang mga mata ay para manding hindi nakamamalay na nasa harap siya ng ibang tao. Kinausap siyang muli at hanggang inulit pa. datapuwa't hindi pa rin nakamamalay at inilisip nga doktor ang mabuting dapat gawin, nang ang dalaga'y nagtindig kapagdakang nagsisisigaw ng:

—¡Walang kasalanan!, . ¡Hintay kayo!... ¡Aking ililigtas!

Pagkabigkas ng ganitong putulputol na pangungusap, ay nagtatakbo sa gawing pintuan anopa't ba o dumating dito ay napalugmok na taglay ang isang himutok. Itinindig siya ng doktor, isinandig na muli sa supá, at nang makatungo ang doktor sa may gawing hagdanan, ay tumawag ng malakas:

—¡Nanay! Pumarito lamang muna kayo. May roon akong itatanong sa inyo.

Isang matandang babae na mahusay ang pananamit at may mukhang kagiliwgiliw, ang makaraan ang ilang saglit ay nasok sa silid.

Tingnan po ninyo ito—ang saad ng doktor—¿ano po ang inaakala ninyong ating dapat gawin?

Lumapit si senyora Charles kay Azucena, hinawi ang buhok at sa taglay niyang karunungang likas sa mga kababaihan ay napagkilala niyang isang dalagang nauukol sa mabuting pamilya.

—Inabutan dito ng pagkahilo, ayon sa pagka-

kita ko—ang winika sa kanyang anak.—¿Hindi mo ba nakikilala kung sino?

—Hindi po, sapagka't hindi ko nangyaring nakausap.—Itinuloy po siya ng utusang babae, at nang labasing ko'y ganito na ang kanyang kalagayan. Sa pagkakilala ko po ay may isang simula ng sakít na lagnat sa utak, at hindi isang pagkahilo lamang. Sa anyo ng pagkasigaw, ay nahalata ko pong nahihibang.

Nagdaan ang ilang saglit na minamasdan nila ang dalaga, hanggang sa nagwika ang doktor ng anya:

—Napakabata; sa akala ko po ay mayroon lamang labingwalong taong gulang. ¿Ano po ang inaakala ninyong mabuting gawin natin sa kanya?

—Gawin natin ang katulad ng ginawa ng mabuting samaritano, nang masalubong ang isang sugatan sa tabi ng daan; iyan ang dakilang katugunan ng matandang babae.

# XXIV

NOO'Y magtatapos na ang Agosto, nang ang abang si Azucena, na bahagyang baliw sanhi sa maraming pagdurusa, ay makatagpo ng kandili sa bahay ni doktor Charles, at mula na noon ay pinara siyang animo'y kamaganak. Noo'y kalahatian na ng septiyembre, ng manumbalik sa unang bugso ang isip ng maysakit; at sa pagmamasid niya sa paligidligid, ay pinagpilitan niyang mabatid ang pook na kinadoroonan niya. Ang silid na tinatahanan niya ay napakalinis at maayos; may mg̃a kuwadrong mabubuti sa mga dingding at iba pang mga palamut ng pawang maririkit sa mata; datapuwa't wala ng̃ anyong kagalanggalang na tulad ng Retiro de la Reina, ó ng palamuting kapara ng̃ himpilan sa Bergen. Sa madaling sabi, ang tanging nalalamang ganap ni Azucena hinggil sa katayuan niya ay ang pagkakahiga niya sa matinding karamdaman sapagka't ang kahinaan niyang taglay ang siyang nagpapakilala.

—¿Saan kaya ako naroroon?—ang naitatanong niya sa sarili.

Sa dikawasa'y sa papasok ang isang butihing

matandang babae, na pagkalapit sa kanya ay nagwika ng marahan:

—Lubos ang kagalakan ko na makita ko kayong mahusay na.

—¿Ako po ba ay nagkasakit ng malubha?—ang usisa ni Azucena; na nagiklahanan sanhi sa kahinaan ng kanyang taglay na boses, na bahagya nang nakapagbigkas ng mga pangungusap na iyon.

—Hindi nga mapagaalinlanganan, binibining mahal, kayo'y nagkaroon ng mabigat na karamdaman—ang ipinakli ng mabuting matanda.

—¿Saan po ako naroroon ngayon?—ang tanong kapagdaka ng maysakit.

—Sasabihin ko sa inyo, kapag kayo'y magalinggaling na. Naririto kayo sa mga kaibigan ninyo; kaya't pilitin ninyong inumin ito, at matulog ng kaunti pagkatapos.

Ininom ni Azucena ang ibinibigay sa kanya at nang makaramdam siya ng sapat na sigla, ay minasdan ang magiliw na mukhang nasa kanyang harap.

—¿Nalalaman ba ninyo na nalilimutan ko na po ang aking pangalan?—ang binigkas niyang taglay ang pinipilit na ngiti; samantala namang minamalas siya ni senyora Charles na kalong ng kaunting balisa.

—Huwag sana kayong magsalita muna—ang winika ng matanda,—ang aking anak po ay doktor, at kung kayo'y di susunod, ay tatawagin ko.

Di nagluat at nakatulog si Azucena, at ang

mabuting matanda ay natira sa pagmamasid sa kanya.

—¡Kaawaawang dalaga!—ang nawika sa sarili. —¿Ano kaya ang kanyang pangalan?

Sapagka't mahabang tutoo ang pagkakatulog, kaya't nahintakutan si senyora Charles, at nanaog nga upang ipagsabi sa kanyang anak.

—Kung natutulog po, ay huwag ninyong pupukawin—ang winika ng doktor.—Ang tulog po ay siyang mabuting kagamutan niya. Ingatan ninyong paiinumin ng inyong alak sa Oporto at ng inyong sabaw.

—Sinabi sa aking nalimutan na niya ang kanyang tunay na pangalan—ang winika ni señyora Charles, na animo'y nanganganba na ang gayo'y maging isang palatandaan ng kabigatan

—Mananauli po untiunti—ang isinagot ng d k tor,—at ang ninanasa ko po ay kung mabawi na ang isip ay huwag nang maalaala ang kanyang mga damdamin.

Sa minsang pagdilat ng mga mata ni Azucena ay nakita niya ang isang mukha ng lalaking matalino, na may mga matang maningning at nakangiti sa kanya.

—Kayo ay nasa landas na ng paglakas—ang winika ni doktor Charles.

Nang ihagod ng dalaga ang kamay sa ulo, ay napataka ng bahagya, kaya nagusisa;

—¿Nasaan po ang aking buhok?

—Pinutol po namin upang iligtas ang inyong utak—ang winika ng doktor.

Isang malalim na buntunghininga ang namulas sa dalaga na siyang ikinawatas ng doktor na nanumbalik na sa kanya ang isip, kaya nga't winika sa dalagang taglay ay magiliw na tinig ang anya:

—Hindi ko po sana gustong isaalaala ninyo ang mga bagay na malulungkot ó nakapagdaramdam. Tangi pong ang katiwasayan ng kaluluwa ang makapagsasauli sa inyo ng kagalingan.

Nasunduan sa dikawasa ni Azucenang gawin ang iniuutos sa kanya, at nakatulog ng ganap sa loob ng ilang araw, na siyang ikinabawi untiunti ng mga lakas na nawala.

Sa wakas, ay nagising siya isang umaga, na may kaya nang makatalos sa lahat ng mga nangyari sa kanya; at ang lahat ng katakot-takot na pangyayari ay nanumbalik na muli sa kanyang alaala.

—¡Salamat sa Diyos! at dumating ako sa panahon upang mailigtas siya,—ito ang unang nabuka sa bibig pagkaraan ng malulungkot na gunitang sumaksak sa kanyang alaala.

Sumaalaala niya ang tribunal ng hustisya, ang karamihan ng mga nagsisipanood sa kanya; ang palakpakang naghari pagkatapos na mapawalang sala si Claudio; sumaalaala rin niya ang paglalakbay niya sa tren pagkatapos ng paglilitis; subali't dito nahangganan ng ganap ang kanyang pagsasagunita. Siya'y nakalimot ng patuluyan hanggang sa nagising sa silid na iyong kinadorocnan niya.

Mahina, halos di makakilos, datapuwa't ang kanyang isip ay maliwanag nang ganap.

Turing na siyang patay para sa mga kamaganak at mga dati niyang kaibigan, na itinatanggi na ang lahat niyang mga pagasa, kaya't kinakailangan siyang magsimula sa isang bagong buhay na sa ganang kanya'y wala nang kaligayahang mangyayari.

Datapuwa't ¿paano masusunduan ang bagong buhay na iyan? ¿Sinusino kaya ang mga taong nahabag sa kanya, na inari siyang parang isang anak.

Ang mga katanungang ito'y hindi mangyaring mabigyan ng isang katugunan.

Ganitu nga sa kanya nagdaraan ang panahon at isang araw nang nakababangon na sa hihigan at makaupo sa isang silyong malapit sa bintana ay nagsimulang magbulaybulay sa utang na loob na dapat niyang kilalanin sa mga nagsisipagkupkop sa kanya, nagaalaga at nagpapakain; na isinamu niya noon din, na ipaliwanag sa kanya kung saan siya naroroon, at kung paano siya nakarating sa pook na iyon.

Maging ang doktor at maging ang ina nito ay di naguukol ng anomang pagtatanong sa dalaga hinggil sa lahing kinauukulan.

Hinulaan nila ó hinaka na sinawi siya ng mga kakilakilabot na kasaliwaangpalad, at di nila ibig na pasakitang lalo sa paguusisa ng mga kadahilanan ng gayong mga pangyayari. Datapuwa't sa kabila ng ganitong kagandahang loob, ay na-

ramdaman ni Azncena na lumapit na ang oras na ipagsasalita niya upang ipagtapat sa kanyang mga tagapagtangkilik, na bilang na siyang patay para sa kanyang pamilya at sa mga una niyang mga nakilala, kaya't sapilitan siyang mamumuhay ng panibago.

Ang pagtatangkang magsagawa siya ng isang pagtatapat na katangitangi, ay nagdudulot sa kanya ng tunay na kagiklahanan; nguni't yayamang hindi maiiwasan, kaya't ipinasiya ni Azucenang saman talahin ang unang pa.k kataong magdaan upang wakasan ang alinlangang kalagayan niya.

Parang nahulaan ang kanyang nais, sapagka't nang nagmumuni siya ng gayong bagay ay sa papasok ang doktor at ang ina nito, na taglay ang isang pinggang ubas na inilagay sa kanyang harap.

—Napakabuti ninyo sa akin—ang isinaad ni Azucena.—Tuwing umaga ay siya ko na po lamang iniisip ang paraan kung paano ko kayo magaganti.

—Kami pong mga manggagamot, ay di lagi nang nagaantay na kami'y gantihin—ang winika ng doktor,—sukat na pong kagantihan ko ang makita ko kayong wala nang karamdaman.

Ang maririkit na mata ni Azucena ay natigib ng mga luha, at pagkahawak sa kamay ng mabuting matanda ay hinagkang tigib ng pasasalamat.

—Batid na ninyo na ipinagbawal ko na sa inyo ang malabis na pagdaramdam—ang winika ng doktor.

—Bayaan mong magsalita, Roberto—ang sambot ng matanda.

—Napakabuti ninyo lagi na sa akin—ang simulang sabi ni Azucena,—na di ko matatap kung paano mangyayaring magkaroon ng mga taong tulad ninyo; lalu pa nga, sa lagay ko na walang sukat maibayad sa inyo sa mga gugol na ginawa sa akin. Natatantu kong hindi kayo nangangailangan; datapuwa't gayun ma'y ikinababalisa ko kung aking magunita, na hindi ko kayo mangyayaring maganti kahi't na paano.

—Pinakaiibig kong binibini—ang saad ni senyora Charles,—wala kaming ginagawa maliban sa kaparis ng mabubuting tao, sa kaisang pangyayari. Dumulog kayo rito isang gabi sa aming tahanan, na kalong ng matinding karamdaman, na walang mga kaibigang sumaklolo sa inyo, ó isang tahanang sa inyo'y ihandog, ¿anong ibang bagay pa kaya ang aming gagawin kungdi ang ampunin kayo? Isang mabigat na sala kung kayo'y aming ipagtatabuyan sa lansangan, sa gitna ng gayong gipit na kalagayan na tinatawid ninyo nang mga sangdaling iyon.

—Mangyayari po noong ipadala ninyo ako sa isang pagamutan. At umaasa po ako na gayon ang aasaling talaga ng mga iba.

—Wala nga kaming ginagawa maliban sa itinuturo sa amin ng sarili.

—Tungkol sa kawanggawa ninyo sa akin—ang ipinakli ni Azucena,—ay inaasahan ko po na ipahihintulot ng Diyos sa aking kayo'y maganti; datapuwa't hindi lamang po ito ang tanging nasa kong saysayin sa inyo.

Namutla pagbibigkas ng mga pangungusap na ito at ang kanyang mga labi'y nagsimulang manginig, kaya't ipagbabawal sanang muli sa kanyang magsalita kungdi siya nagwika ng:

—Pahintulutan ninyo ako na magsalita minsan pa ngayon upang paluagin ang puso. Kung nasasalig lamang sa aking mga pagmimithi, ay sasaysayin kong lahat ang aking aklat ng buhay; datapuwa't kinakailangang kong hingin sa inyo bi'ang isang panibagong biyaya na huwag ninyong masamain sa akin sakaling ikubli ko ang natutungkol sa naturang aklat ng buhay, at ang sabihin ko lamang sa inyo'y ang taong sa ganang aki'y namatay na magpakailanman. Namatay na para sa mga kasangbahay ko, na kailanma'y di ko na makikita; para sa aking mga kaibigan at sa aking mga pagasa, nang mga sangdaling ngumingiti sa akin ang isang kaligayahang walang katapusan.

Nagtigil isangdali si Azucena upang bawiin ang paghinga, samantalang ang doktor at ang ina nito ay nagtitinginan, na parang nagtatanungan ng kahulugan ng gayon. Ang katahimikan ay pinutol sa dikawasa ng doktor, na nagusisa kay Azucena ng:

—¿Hindi ba ninyo maipahahayag sa amin kung paano nangyari ang lahat ng iyan?

—Iyan po lamang ang di mangyayari, at wala po akong magagawa maliban sa magkatiwala sa inyong kabutihan. Hindi ko po masasabi sa inyo ang aking pangalan, ó kung sino ako, at kung sino rin ang dumurog sa isang dagok ng lahat kong kaligayahan.

—¿Nakagawa po ba kayo ng ilang bagay na masama?—ang usisa ni senyora Charles na taglay ang isang anyong pagaalinlangan sa kanyang kaibigibig na mukha.

—Opo, nakagawa po ako ng kaunti na di ko ipagkakamit marahil ng kapatawaran ng aking mga pinakamamahal na magulang—ang itinugon ni Azucena;—at gayun man, may maraming nagsisigawa ng kaparis ng ginawa ko ngunit di pinarurusahan. Bukod sa rito, ay bago ko pa lamang sinisimulang isagawa nang ako'y magsisi; subali't ang mga kahangganan ng ganyang kaunting pagkakasala ay ang malaking kasawian na aking napagsapit.

—Iyan po ba ang lahat ng inyong mangyayaring sabihin sa amin?—ang usisa ng doktor.

—Iyan po lamang—ang itinugong napanglaw ni Azucena:—at sa ibang panahon marahil ay maisasaysay ko ang lahat ng katotohanan, kaya't ngayo'y ipagpatawad muna ninyo sa akin ang ganito at huwag sanang pagupasalaan.

—Maaasahan po ninyo—ang winika ni senyora Charles,—itago ninyo ang inyong lihim, na di ko pipilitin sa inyong ihayag sa akin.

Nagukol si Azucena ng isang malas sa pagpapasalamat kay senyora Charles.

—Pinasalamatan ko kayo—ang kapagdakang saad,—at muli kong pinatutunayan sa inyo na ako'y hindi masama. Minsan sa aking buhay na ako'y nawalan ng kabaitan at nabaliw, at ang mga kahangganan ng nagawa ko'y ang pagkalugso ng

aking kapalaran. Ipahintulot ninyo sa aking makahalik sa inyong noo; kung ako'y naging masama ay di ko po gagawin... talagang hindi ko po magagawa. Ipahintulot ninyo sa akin gayun din na mahigpit ko ang mga kamay ninyong iyang nagkalinga sa akin. Ang ganito'y hindi ko rin po magagawa kung ang aking mga kamay ay nadungisan ng isang sala.

—Malaking tutoo ang aking pagkakatiwala sa inyo, pinakamamamahal kong binibini,—ang winika ni senyora Charles;—wala nang kailangang patunayan pa ninyo sa akin na kayo'y mabuti kahima't nagkamit ng isang pagkakamali.

—Isang bagay pa ang masasabi ko sa inyo—ang dugtong ni Azucena.—Ang pangalan ko pong taglay ay napakaluma at mahal na tulad ng mga pinakamabubuti sa Reyno, datapuwa't natatalaga po akong ipaubaya para sa habang panahon; mayroon po akong mga kaibigang mahal, mabubuti at magagandangloob, na nakaulayaw hanggang sa kahuli-hulihang bugso; at mayroon din po ako... taning ang gunitain lamang ay dumudurog na po sa aking puso... mayroon po akong isang kasintahan na lubos kong ipinagmamalaki at itinuturing na aking ligaya; ang lahat... ang lahat pong ito'y nawala sa akin, at ako'y namatay nanga sa aking mga pinakaiibig.

Sa paguulat ni Azucena ng kanyang mga kasawian, ay malabis na nabalisa, kaya't pagkata-

pos na makapagtakip sa mukha ay napasigaw ng pananglis. Ang doktor, na hindi pa nakapagsasalita sa kanya kamunti man, ay nilapitan siyang nahahabag, at sa saka nagwika;

—B nibini, kayo'y napakabata at napaka walangmalay, na inaasahan ko po na sa halip na kayo'y maging makasalanan ay kayo ang siyang pinagkasalanan Ako man po ay nananalig sa inyo; at sapagka't wala po akong kapatid na babae, kaya't iniibig kong kayo ang siyang magkagayon· Ang aming bahay ay nalalaan din sa inyo at makababahagi sa amin sa kabuhayang sa inyo'y maidudu ot.

Yayamang iniaabot ng doktor ang kanyang kamay, kaya't hinigpit ng dalaga, na tinigib ng halik at mga luha.

—Ang kabutihan ninyo'y napakalaki sa tanang mangyayari kong hakain—ang winika ni Azucena. —Para akong lumabas sa gitna ng mga patay na walang pangalan, walang mga kaibigan, at walang sinumang tumugon sa akin ¿at sa kabila nito'y nagkaroon kayong tiwala sa akin?

—Tunay po ang pagkakatiwala ko sa inyo— ang sambot ng doktor,—sapagka't hindi kung kaya pinagaralan ko sa matagal na panahon ang mga pagmumukha ng tao, upang ako'y magkamali lamang n ayon. Lubos po ang pagkakatiwala ko sa inyo.

—Anopa't sa kabila ng lahat ng iyan, ay nararapat na maglagay kayo ng isang pangalan—ang ipinakli ni senyora Charles—Hindi kayo makapananatiling mamuhay ng walang ngalan.

—Magagamit nila ang sa atin—ang itinugon ng matandang babae,—datapuwa't mangyayari kong maibigay yaong noong dalaga pa ako'y aking tinataglay; noo'y tinatawag ako na si Margarita Nolte.

## XXV

NAGKASUNDO nga sa dikawasa, na gamitin ng dalaga ang pangalang Margarita Note, pagkatapos nito ay idinugtong na sabi ni senyora Charles:

—Tunay na ako'y di naging magandang tulad ninyo, datapuwa't ako'y naging dalagang malaki ang kaligayahan sa mundong ito, at ninanasa ko nga, na kamtan din ninyong kaparis ng aking pangalan, ang kaligayahang aking tinamasa.

At taglay ang magiliw na tinig na nagwikang muli ng:

—Hagkan mo akong muli, Margarita; sa akin ay di turing ka na mula ngayong isa kong anak na babae

—Hindi ko na po nagisnan ang aking mga magulang—ang winika ng dalaga—at Diyos lamang ang nakaaalam g sanhi ng napagsapit kong mga kasawian. Ngayo'y nagpapasalamat ako sa maygawa ng langit dahil sa pagkakahantong ko sa inyong tahanan.

—Upang tapusin ng minsanan ang lahat, sa natutungkol sa inyong lihim—ang saad ng dok-

tor,—ay ibig kong malaman kung mamarapatin ninyong ako'y makatulong sa inyo sa bahagya kong makakaya hinggil sa bagay na iyan. Kung minamarapat ninyo, ay umaasa akong magkakamit ng pagkakatiwalang tulad sa isang kapatid na lalaki.

—Wala po kayong sukat na matutulong sa akin—ang itinugon ni Azucenang mapanglaw, hindi ko sana iniwan ang aking pinakaiibig, kung nala man ko na wala na akong pagasa, at hindi na mangyayaring malunasan ang aking nagawang pagkukulang.

—¿Hindi karapatdapat po kung gayon ang kaparusahan ninyo?—ang itinanong ng doktor.

—Maminsaminsan nga po ay ganyan ang akala ko, datapuwa't hindi ko po mapaniwalaan ng lubos.

—Huwag na nating pagusapan iyan—ang magiliw na isinaad ng doktor.—Isipin nati n ang bagong kabuhayan, at ang unang dapat ninyong gawin ay ang kumain ng mga ubas na iyan; pagkatapos, ay matulog kayo isangdali.

Ang dalaga ay namutla ng labis, na sa takot ng doktor na makasama ang pagkausapin, ay lumapit sa kanyang ina at sinabi:

—Ang mabuti po ay iwan muna nating magisa.

Nguni't bago umalis, ay binuksan ni senyora Charles ang kahon ng isang susulatan, at nang makuha ang isang maliit na supot na may lamang kuwarta, ay inilagay sa mga kamay ng dalaga.

—Ito ay iyo—ang winika sa kanya,—nahulog sa iyo nang gabing dumating ka.

Ang pagkamalas sa supot ay nagdulot kay Azucena ng mga iba't ibang damdamin. Una'y sumaalaala niya si Adriano, na tumawa sa kanya, at nangakong pagreregaluhan siya ng iba; at pagkaraka'y nabaling ang kanyang loob sa kagandahang ugali ng mga mahal na taong yaon. Natira nga, dahil dito, sa pagmamasid sa kay senyora Charles, hanggang sa sinabi nito sa kanya:

—Huwag mong tanggihan. Ang ginawa naming magina ay hindi sa dahilang magkaroon ng kabayaran Kakailanganin mo ang maliit na halagang iyang sa bagong kabuhayang iyong sisimulan.

Lumabas si senyora Charles, kaya't napagisa ang dalaga sa kanyang mga pagmumuni. Ang bagong buhay na ngayo'y papasukan niya ay para manding kakilakilabot Hindi niya gustong maging malabis sa kagandahangloob ng nagaampon sa kanya, nguni datapuwa't wala siyang malamang gawin. Ito nga ang isa sa mga bagay na malabis na lumiligalig sa kanya. Datapuwa't kapagkaraka naman, ay lumipat ang kanyang diwa sa mga taong sinisinta niya ng labis, na dahil sa kanyang pagkukulang ay nawala sa kanya. ¿Ano ang gagawin kaya ni don Arturo at ni senyora Vogán? ¿Umuwi na kaya sa Retiro de la Reina? ¿Ano kaya ang sasabihin at iisipin sa kanya? Walang pagsalang papalibhasain siya ni Adriano, siya na, ang kanyang pangalan ay siya na lamang bukangbibig ng madla.

Sa dahilang di ibig na mapukaw ang kalooban ng mga nagkukupkop sa kanya, ay walang hiniling ang dalaga kungdi ang mabasa ang mga pahayagan ng mga huling linggó; datapuwa't ang paghiling niyang ito'y hindi sa madalian kungdi kung may panahon lamang upang huwag mapuna ang gayon. Doo'y walang pagsalang makikita niya ang mga sinasabi ng madla hinggil sa kanya at ang mga kinahinatnan ng kanyang mga iniwan.

Samantala, ang doktor Charles at ang kanyang ina ay nagtungo sa salas at pinaguusapan ang natutungkol sa kanilang napakinggan.

—Isang pangbihirang aklat ng buhay—ang isinaad ng doktor,—hindi ko nga matatap kung ano ang nagawa niyang abang dalaga.

—Ako man ay di ko rin maubos isipin—ang ipinakli ni senyora Charles,—subali't umaasa ako na hindi bagay na masama.

—Gayun man, ay may dahilan upang ipalagay na isang bagay na mabigat, sapagka't pinalayas sa kanyang tahanan, na natira siyang walang mga kaibigan at pangalan, ó gaya ng sinasabi niyang patay na siya para sa mundong ito.

—Ilang mabigat na kamalian, hindi nga mapagaalinlanganan, nguni't hindi nakapagpapapusyaw sa kanyang sarili. Kahima't gaano kalaki ng kamaliang nagawa niya, subali't siya'y mabuti, matapat, walang malay at mahinhing tulad sa isang bata.

—Ganyan din po ang paniwala ko; nguni't sa sinabi sa atin ay hindi po ako nasisiyahan ng ga-

nap at ninanasa kong mabatid ang buong aklat ng buhay. Sa wakas, ay darating ang panahon na malalaman natin ang lahatlahat, at samantala ay kupkupin nating mabuti sa makakaya, yayamang inaari nating di iba.

—Pakinggan mo, Roberto,—ang sambot ni senyora Charles na taglay ang anyong balisa;—mangyayaring ikaw ay magmagandangloob sa kanya, ngunit huwag kang mangingibig.

—Huwag po kayong magalaala—ang isinagot ng doktor na nakangiti,—sapagka't kahiman po at mangibig ako, ay di ko sasabihin kaninoman. Paparahin ko siyang parang isang kapatid na babae at gagawin ko sa kanya ang makakaya, sapagka't inaakala kong ang abang dalaga'y nangangailangan ng ating tangkilik.

Pagkawika nito, ay binuklat ng doktor ang isa sa kanyang mga aklat at si senyora Charles nama'y umalis na

Hindi nga mayaman ang dalawang maawaing itong samaritano, kahima't ang doktor ay mabuting manggamot. Nang mga unang panahon, ang kanilang buhay ay mahirap: bata pa ng si senyora Charles ay mabao, at sa pamamagitan ng isang katamtamang kinikita ay nabuhay sila at napapagaral ang kanyang anak, pagkaraang ito'y makatapos na kanyang mga pagaaral, ay nakipaglaban sila ng maluat na panahon sa paghihikahos, hanggang sa nagkaroon ng mabubuting gamutin, sapagka't noong una'y wala siyang maraming kaibigang may mga kayang makapagpalakas sa kanyang

panggagamot, kaya't ang kanyang pagsisikap at katalinuhan lamang ang siyang nagbukas ng landas sa hanap-buhay niya. Nguni't nang mabantog na siya, ay dagling dumami ang nagpapagamot sa kanya, at noong sumapit doon si Azucena upang humingi ng saklolo, ay maluag na ang kanilang pamumuhay. Hindi nga mapagaalinlanganan marahil, na ang alaala sa mga kahirapang nagdaan ang siyang nagbuyo sa doktor at sa kanyang ina upang maging napakamaawain sa dalaga, sapagka't kung nabuhay sila lagi na sa kayamanan, ay di sila marahil magkakaroon ng mahabaging mga puso.

Si senyora Charles, na nagtamo ng mabuting turo, ay nakilalang madali na si Azucena'y nauukol sa mabuting pamilya at nahirati na hindi lamang sa kasaganaan, kungdi hanggang sa gara; nakilala niya gayun din ang kabutihan ng puso at ng mga damdamin.

Pagkatapos na makapagayos si Margarita, na ganito ang sinimulang itawag kay Azucena, ay nabilang na siya sa haharaping isa sa kasangbahay na pinara siya ni senyora Charles na isang anak na babae, samantalang ang doktor ay minamahal naman siyang taglay ang paghanga sa kanyang kagandahan. Ginagawa nila ang lahat nilang makakaya; subali't sa kabila nito'y hindi rin nauling ganap sa dati; ang kulay niya ay maputla pa rin; ang mga mata niya'y hindi pa rin nawawala ang bakas ng lungkot, at bihibihira siyang mangiti. Nang malakas na siya ay tinutulungan niya si

senyora Charles sa makakaya; datapuwa't ang kabuhayan niyang tinataglay ay nababago ng ganap sa kanya. Wala siyang nakilala maliban sa kadakilaan ng Retiro de la Reina at ang gara ng himpilan ng Bergen, kaya't ngayo'y wala siyang malamang gawin tungkol sa mga bagay na lubhang pangkaraniwan: ang lahat ay kinakailangan niyang pagaralan. Naninibago siyang matulog sa makikipot na silid; na di magkaroon sa buong bahay maliban sa isang utusan; ikinayayamot niyang marinig ang sismes ng mga kapitbahay, na pawang di nakalulugod, at sa wakas ay ikinalilito niya ang ingay at kaguluhan sa malaking siyudad. Datapuwa't sanhi sa mabuti niyang kalooban, ay nasanay na sa lahat at sa kahulihulihan ay nasunduan niyang maging makabuluhan, maging sa doktor at maging kay senyora Charles.

Tanging isang bagay lamang ang di niya makamtan, at ito'y ang kanyang mabawi ang nawalang kaligayahan.

—Ako'y nagtatakang tutoo, na sa isang dalagang nasa kapanahunang tulad niya—ang nasasabi ni senyora Charles,—ay hindi ko makita kailanmang maging masaya. Parang lagi nang nasa sa ilalim ng isang mapanglaw na pangarap. Sa palagay ko'y nangangailangan siya ng isang pagbabago, ó ng ilang may kabigatang gawain.

Ang inilsip ni senyora Charles, ay naisip na rin di miminsan ng dalaga.

—Ako'y namamatay lungkot sa kakulangan ng magawa—ang nawiwika ng dalaga.—Kailangan ko

ang magtrabaho upang malibang ang aking isip:

—¿Hindi po ba mangyayaring maihanap ninyo ako ng̃ ilang gawain? Alam ninyo na malabis ang pagmamahal ko at pagtanaw ng̃ utang na loob sa inyo, at ituturing ko lagi na ang inyong tahanan ng̃ parang sa akin; datapuwa't inaakala ko na kung ako'y gagawa ay bubuting lalo ang aking katawan at titiwasay ng̃ labis ang aking diwa.

—Gagawin ko po ang aking makakaya, upang masunduan ko—ang winika ng̃ doktor.—Hayaan ninyo at ako ang bahala.

# XXVI

ANG kabantugan ni doktor Charles ay nagdaragdag ng̃ katakot-takot, at ang kanyang mg̃a gamutin ay hindi lamang ang karamihan ng̃ mg̃a naninirahan sa siyudad na kanyang tinitirhan; kungdi mayroon pang mg̃a nagsasangguni sa kanyang mg̃a taong may matataas na uri sa kapisanan. Sa maraming mg̃a pagkakaramdam na malubha ay nabantog siyang mabuti, na kaparis nang̃a ni senyora Poldan, na nailigtas niya ang buhay kahima't pinagiwanan ng̃ mg̃a gumagamot at hinulaang di na mapagagaling; ang kanyang pang̃alan ay madalas na nababanggit ng̃ kapuripuri sa mg̃a pahayagan ng̃ panggagamot; at sa biglang sabi'y marami siyang lubhang gamuting inaasikaso.

Ang isa sa mg̃a gamuting mayroon siyang malabis na pagkakatiwala ay yaong si senyora Dartel, nagmamay-ari ng̃ kastilyo at abadiya ng̃ Hulmes.

Sinasabing ang ginang na iyan, ay napakatalino sa pagmamaneho sa kanyang mg̃a kayamanan at ang katunayan ng̃a, ay sapagka't si doktor Charles na kasingdunong din ng̃ mg̃a manggagamot na pangkasalukuyan ay kalahati lamang kung suming̃il

kaya't siya niyang kinuhang sariling manggagamot Sa pagmimithi niyang magkaroon sa ma'apit ng̃ manggagamot dahil sa isang karamdaman ni Clara, ang pinakabunso sa mg̃a anak niyang babae, ay lumipat siya ng̃ pangsamantala sa Londres.

Si senyora Dartel ay balong may apat na anak. Ang pinakamatanda sa lahat na si don Alberto, na kaisaisang lalaki at magmamana, ay naglalakbay noon sa bansa, samantalang ang kanyang mg̃a anak na babaing si Veronica at si Matilde, ay masusung̃it at mahilig sa arte ng̃ kapisanan; hindi magiliwin sa lahat ng̃ bagay na mahirap gawin.

Hindi pa naluluatang nalalahok ang dalawang dalagang ito sa unang bugso sa dakilang kapisanan, datapuwa't hindi ng̃a nagkaroon ng̃ mabubuting kapalaran. Ang kanilang tikss ay hindi gaanong nakalulugod, na kalakip ang isang asal na masung̃it; kaya't ito marahil ang sanhi ng̃ pagkabigo ng̃ kanilang mg̃a panukala sa pagaasawa. Hindi sila sumama sa kanilang ina sa Londres, upang huwag silang makita roon ng̃ wa'a sa panahon ng̃ moda; dahil dito, si senyora Dartel, at si Clara, na nanapakabata pa noon, ay maluag na maluag sa bahay na kanilang tinatahanan.

Isang araw ay dinalaw ni doktor Charles ang bata, na kinakausap at inuusisa ng̃ maraming mg̃a bagay. Ang batang nabanggit ay may pagmumukhang makinis, malalaki at maiitim na mata at isang anyong mapanglaw sa binilogbilog ng̃ namumutla niyang mukha. Sapagka't nagkaroon na ang doktor

ng̃ giliw sa bata, kaya't nabalisa siya ng̃ ipatawag ni senyora Dartel:

—Ibig ko po sanang ipagtapat ninyo sa akin— ang samu nito.—Ang bata po ay di naging mabuti ó naging masama ang lagay kailanman; at ibig ko po ng̃ang malaman kung anong gagawin ko, sa madaling sabi, kung may pang̃anib ó wala.

—Hindi ko po matatapat sa inyo—ang itinugon ng̃ doktor,—sa ganang akin po ay may lubos akong pagasang gagaling; subali't kinakailang̃ang alagaan, upang magkamit ng̃ isang mabuting kahangganan.

—¿Sa akala po ba ninyo'y hindi nararapat na ipasok ko sa eskuela?—ang usisa ni senyora Dartel.

—Talaga pong hindi nararapat. Ang bata po ay nang̃ang̃ailang̃an ng̃ isang lagi nang alaga sa bahay at lalu pa ng̃ang mabuti ang magkaroon sa piling ng̃ sa kanya'y makapagaalaga at makapagtuturo. Hindi ng̃a po nababagay na ipaubaya ang pagtuturo at ang ipapayo ko lamang sa inyo, ay huwag pagagawain ng̃ mabibigat.

—Diyan sa salita ninyo, ay nang̃ang̃ahulugan ng̃ mang̃upahan ako ng̃ isang tagapagalaga; at sa tutohanang sabi'y hindi ko gaanong kinalulugdan ang ganyang bagay. Ang mg̃a utusan po ng̃ayon ay halos masasamang lahat, at ang mg̃a babaing tagapagalaga ay parepareho̱ng hindi mabubuti. Hindi ko ng̃a malaman, kung saan ako makahahagilap ng̃ isang nababagay sa akin.

Sapagka't hindi sumasagot ng̃ anoman ang doktor, kaya't nagpatuloy si senyora Dartel ng̃ anya:

—Kayu po, na nakakikilalang mabuti sa mundo, ay maituturo ninyo sa banta ko kung saan ako makakikita ng̃ isang tagapagalagang babae na mapagkakatiwalaan. Ang kinakailang̃an ko po ay bukod sa mabuting pamilya, ay hindi mapagimbot ng̃ kariktan. Kung makakita kayo ng̃ isang may ganyang mg̃a uri, ay huwag lamang po na di ipagbigaysabi sa akin.

Ang doktor, na namula ng̃ bahagya, ay nagwika sa dikawasa:

—May nakikilala po akong isang dalaga na inaakala ko pong naaayon sa inyong mg̃a nasain.

—Ikinatutuwa ko po ang ganyan—ang winika ni senyora Dartel—¿Sinu po at anu po tabi ang pang̃alan?

—Isang dalaga pong inaampon ng̃ aking ina, at nagng̃ang̃alan po na Margarita Nolte. Mabuti pong pamilya, mayroong dakilang turo, ugaling mabuti at mahinhin; at inaakala ko po na mahirap kayong makakita ng̃ kaparis Wala pong kapintasan sa kanya maliban sa iisa.

—¿Alin po ang kapintasang iyan?—ang usisa ni senyora Dartel.

—Kailanman po ay di naging tagapagalaga at marahil ay baka tumanggi.

—Kung kailanman po ay di naging tagapagalaga ay talagang nararapat na ibagay ang nauukol na sahod; datapuwa't sa natutungkol sa ibang bagay ay wala po akong itinatanggi. ¿Saan po siya naroroon ng̃ayon?

—Ngayon po ay kapisan ng aking ina—ang itinugon ng doktor, na nan umulang muli.

—Wala po akong maituturing na pinakamabuting habilin gaya niyan—ang ipinakli ni senyora Dartel.—¿Kailan ko po mangyayaring makita?

—Kung papayag po siya ay pariritong kasama ng ina ko bukas.

—Kung gayon po ay aantayin ko sa ika tatlo ng hapon. Umaasa po ako gayun din, na kung papayag, ay sasama siya sa amin sa kastilyo ng Hulmes ngayong magtatapos ang linggo.

—Gayun din po ang pagasa ko, kahima't di ko lubos na masiguro.

Tinupad nga ng doktor ang kahilingan ni Margarita, kahima't dinaramdam niyang labis; sapagka't namihasa na siyang makita sa kanyang tahanan ang mukhang yaong maganda at kaibigibig, na pinangangambahan niyang ipagkamit sa haharapin ng isang pagkakasala. Bukod dito'y, isinasakit ng loob niya kung sumaalaala ang kapalarang aabutin ng kanyang kinukupkop sa ibang tao, na marahil ay di maalam magpahalaga sa taglay nitong kagalingan.

—Ang paggagawa at ang kabuhayan sa parang ay magbibigay kapakinabangan sa kanya—ang nasasabisabi sa sarili ng doktor,—at kung di niya maibigan ang gayon, ay wala namang nagpipilit na magpatuloy siya. Amin siyang muling tatanggaping lubos ang katuwaan.

Nang umuwi sa bahay ay ibinalita kay Margarita ang natutungkol sa pabilin niya, na ang ganito'y

ikinasisiyangloob ng̃ dalaga; na natatalagang tanggaping halos hindi na nagusisa pa ng̃ mg̃a kondisyon.

—¿Nasisiyahan kayo?—ang usisa ng̃ doktor. ¿Inaakala kaya ninyo na hindi magiging mabigat upang kayo'y mamihasa sa bagong pamumuhay?

—Gagawin ko po ang lalong nararapat upang ako'y mamihasa—ang itinugón ng̃ dalaga;—at sa lahat ng̃ ito ay pinasasalamatan ko kayo ng̃ labis diyan sa inyong ginawa sa akin.

—Wala kayong anomang aalalahanin—ang nakang̃iting itinugon ng̃ doktor,—sapagka't dinaramkong labis ang kayo'y ipaubayang umalis. Hindi ko sana isasagawa kungdi lamang sa ikagagaling ninyo; datapuwa't kung sa kabila nito'y hindi ninyo ikalulugod ang kabuhayan sa kastilyo ng̃ Hulmes, ay paroroonan ko kayo upang sunduin.

Pagkatapos na mawala kay Azucena ang lahat niyang pinakaiibig, ang kabutihan ni senyora Charles at ang anak nito ay siyang tang̃ing mapapagsasanggunian niya sa balat ng̃ lupa; datapuwa't ng̃ayon na lilipat siya sa isang bahay na di niya kilala, ay dinaloy na muli ng̃ dusa hinggil sa kanyang mg̃a kapahamakang napagsapit. Pagpasok sa kanyang silid, ay napalugmok siyang naghihinagpis sa kanyang hihigan.

—¡Diyus ko!—ang pahimutok—¿Kailan mo po kaya ipagkakaloob sa akin ang kamatayan?

## XXVII

SA kabila ng̃ ating pagasang tayo'y napakatalino na at maagap, ay may isang bagay na nalimutan natin ng̃ lubusan—ang nawika ng̃ doktor, na nakahalata sa ginintuang buhok ng̃ dalaga, na hangga nang mg̃a sangdali pang yao'y napakaikli.

—Kasalanan po ninyo—ang ipinakling nakang̃iti ng̃ dalaga,—pinutol pu ninyo at ng̃ayo'y alang̃anin po akong maturing na binibini.

—Sabihin na ninyo ang ibig ninyong sabihin, datapuwa't ang buhok na ito'y mayroon ng̃ lahat, matang̃i lamang ang ayos na karaniwan sa mg̃a tagapagalaga—ang patuloy na sambot ng̃ doktor.—Si Margarita'y dapat na magkaroon ng̃ mahabang tirintas, ó kaya ng̃ pustiso upang mabagay sa kanyang tutungkulin. ¿Hindi po ba nanay?

—Sa ganang akin ay di ako kasangayon sa iyong panukala—ang winika ni senyora Charles, na minamasdan ng̃ buong giliw ang dalaga.—Hindi ko ng̃a malirip kung ano't di maligayahan si Margarita sa atin ó kung ano at hindi manauli ang kanyang kagaling̃an dito. Sa wakas, ikaw ang nakaaalam niyang mabuti; datapuwa't kung ako ang ma-

susunod, ang ganyang buhok na nakalugay ay hindi nababagay na tumanggap ng̃ empleo.

Nang makalapit siya kay Margarita, ay tinanong:

—¿Ibig ba ninyong gumamit ng̃ pustiso sa buhok?

—Ayoko po; talaga pong ayoko.

—Tila mandin kayo'y hindi bihasa sa mundo, aling Margarita—ang nakang̃iting sambot ng̃ doktor. —Isang babaing laki sa kapisanan, kahima't may magarang buhok, ay hindi nasisiyahan at naglalagay ng̃ buhok ng̃ kapuwa. Anopa't ipaubaya natin ang lahat ng̃ iyan at sa pormalang salitaan, ay kinakailang̃an tayong magsangguni sa isang mamumusod.

Nagpatawag ng̃ isang mamumusod, kahima't ayaw na ayaw si Margarita.

—¿Hindi pu ba lalong mabuti ang ako'y maglagay na lamang ng̃ goro?—ang tanong niya, pagkakita sa mg̃a pustisong ipinapipili sa kanya.

—Hindi po bagay—ang itinugon ng̃ mamumusod.

—¡Isang tagapagalagang nakagoro!—ang biglang sambot ni senyora Charles—iya'y hindi mangyayari.

—¡Ang katutobanan ay walang kailang̃an sa akin—ang nawika sa sarili ng̃ dalaga. ¿Sino ang makaiino sa aking bikas?

Napahinuhod siya sa dikawasa sa inakalang mahusay ng̃ mamumusod. Ito'y hinusay ang lugay na buhok, nilagyan ng̃ tirintas bago inilikid sa likuran ng̃ ulo. Nagsalamin siya at sa ting̃in niya'y parang tumanda siya ng̃ ilang taón dahil sa kanyang pusod, anopa't inaliw siya ni senyora Charles, at

nang makalapit sa kanya ay kasabay ang salitang hinahagkan siya:

—Huwag mong isaisip iyan; hindi magtatagal at mananauli sa dati ang nawala sa iyo.

—¡Ang nawala sa akin!—ang nasasabi sa sarili ng̃ dalaga:—iya'y hindi mangyayari. Ang nakaraan ay nakaraan na, yayamang wala na sa buhay na ito, ang dalagang sininta ni Adriano.

* * *

—Gusto ko ng̃a ang dalagang ito—ang nasambit sa sarili ni senyora Dartel, pagkaraan ng̃ paguusapan nila ni Margarita at ni senyora Charles.—Natatantu niyang lubos kung alin ang kanyang tungkol at kung alin naman ang sa akin; bukod dito'y hindi na tumutol sa sahod na karampatan.

Si senyora Dartel ay ganap na nasiyahan hinggil sa mg̃a karunung̃ang nasubok niya sa dalaga. Mahusay tumugtog ng̃ piyano; may mainam na boses at mabuting turo; magaling magsalita ng̃ pranses at aleman; at ang pakikiharap niya'y kapuripuri Sa pagaalaala ni senyora Dartel, na sanhi sa mg̃a kagaling̃ang taglay ng̃ dalaga, ay huming̃i ng̃ mg̃a kondisyong labis, ay hindi nagpahalata sa kanyang paghang̃a, kungdi bagkus ang dinahilan ay hindi pa di umano nagbibigay ng̃ turo ang dalaga.

—Ito po ang isang malaking bagay—ang winika niya kay senyora Charles. Gayun man, yayamang nagugustuhan ko ang ibang kondisyon ng̃ dalaga, at alangalang sa inyo, ay hindi ko na inaalumana ang ganyang kapintasan.

Nang makalapit sa dalaga ay sinabi dito:

—Aling Margarita; ibig ko rin sana, na bukod sa mĝa leksiyon nĝ bata, ay kausapin ninyo sa araw-araw kahi't saglit nĝ pranses at aleman ang aking dalawa pang anak na babae.

Sumangayon si Margarita, sa pamamagitan nĝ isang tanĝo, at sapagka't nahalata ni senyora Dartel na matuwang tinatanggap ang lahat nĝ mĝa kundisyon, kaya't dinagdagan pa niya ng iba pang mĝa tungkol, na kung sa iba'y hindi niya panĝanĝahasang gawin.

Pagkatapos na magkaayos sa kasiyahangloob ni senyora Dartel, ay itinanong nito sa dalaga kung gustung makita ang kanyang tuturuan, at sapagka't sumagot nĝ oo, kung kaya ipinatawag.

Magmula nĝ unang sangdali ay nagkaroong giliw ang bata sa kaibigibig at malungkot na mukha ni Margarita; at nang yakapin siya't hagkan nito ay nanariwa sa kanya ang isang damdamin sa pagibig na akala niyang patay na magpakailanman. Nililibang at nilalaro pa ni Margarita ang kanyang bagong disipula nang sa bubuka sa bibig ni senyora Dartel ang ilan pang tagubilin.

—Sa pangyayaring tulad nĝayon—ang winika,— ay tutoong kailanĝang malaman ang katayuan nĝ bawa't isa. Ang isa pang masasabi ko sa inyo, aling Margarita, na kapag tayotayo lamang, ay kakain kayong kasalo namin at kasamang matutulog; subali't kung may mga panaohin, ay hindi.

Pagkatapos ay lumapit naman kay senyora Charles, at nagwika:

—May mğa kadahilanan po ako upang gawin ang gayon. Ang anak kong lalaki ay madalas pong umuwi sa kastilyong may kasamang mğa kaibigan, at dahil po diyan ay inaiilag ko sa kapahamakang mangyayaring sapitin. Mayroon na po akong nalamang nangyari sa ganyang paraan.

—Ako po ay di maghahangad kailanman ng samasama maliban sa aking disipula—ang sambot ng dalaga.

Kahima't ang katugunan ito'y naglalaman ng bahagyang pagmamalaki, ng kaunting pagpalibhasa, ay di nahalata ni senyora Dartel, na nasisiyahan sa kanya ng labis.

Datapuwa't hindi pa nagluluat ang paguusapan, nang sumaksak sa loob ng dalaga ang isang panibagong alinlangan. Sinabi ni senyora Dartel na malimit magsama ang kanyang anak na lalaki ng mğa panauhin sa kastilyo. ¿Ano kaya ang mangyayari kung ang ilan diyan sa mğa panauhing iya'y makakilala kay Azucena Vogán? Datapuwa't sinabi rin naman ni senyora Dartel na huwag siyang pakikita kung may mğa panauhin; at ang ganito'y matutupad ngang walang pagsala.

—Anopa't sa kabilang dako—ang nawiwika sa sarili,—ay inaakala kong di ako kaagad mapagsisino ngayon ng mğa kakilala ko noong araw. Sa aking pagsasalamin ay nakita kong kakaiba ang itsura ko sa dati. Hindi ako makikilala.

Sa ganitong paniwala'y natiwasay siyang umuuwing kasama ni senyora Charles.

Lumipas ang ilang araw at nahahanda na si-

yang pumaroon sa kastilyo ng̃ Hulmes, nang ang isang matunog na tawa ng̃ doktor ay gumikla sa kanya.

—¡Aba binibini!—ang winika nito sa kanya,— ¡hindi pa man ay malilimutin na kayo! ¿Saan ninyo iniwan ang tirintas?

Tunay ng̃a na nalimutan ng̃ dalaga ang palamuting yaong tutoong kailangan sa kanyang bagong papasukang gawain; at naiayos na niya nang muling magwika ang doktor ng̃ anya:

—Talagang hindi mapagaalinlang̃anan, aling Margarita, na sa pusod na iyan ay para kayong tumanda ng̃ sampung taon sa gulang ninyong taglay, at inaakala ko na hindi kayo mapagsisino sa daan.

Ang mukha ng̃ dalaga'y nalungkot kapagdaka.

—Sa palagay kaya ninyo ay makakasundo ninyo si senyora Dartel—ang usisa sa kanya.

—Sa palagay ko po ay darating ang panahong mamahalin kong lubos ang aking disipula—ang itinugon niya.

—Kung tunay ng̃ang magkakaroon kayo ng̃ pagmamahal sa inyong disipula, ay malaki ang pagasa ko na makikita ko kayong magaling nang lubusan,—ang winika ng̃ doktor. Nang̃ang̃ailang̃an kayong magkaroon ng̃ ikalilibang ng̃ inyong diwa, at kung kamtin ninyo ang umibig kahi't, na sa isang bata lamang, ito'y siyang magiging kaligtasan ninyo.

Bago umalis si senyora Dartel, na kasama si Margarita at si Clara, ay naipagbigayalam na ni doktor Charles sa kanya na paroroon siyang dumalaw sa kastilyo ng̃ Hulmes sa mg̃a buwang haharapin.

—Nanasain ninyong makita si Margarita—ang

winika ni senyora Dartel,—sa ganyang paraan po ay sasamantalahin ko ang pagkakataon na mapakinggan ang inyong kuro hinggil kay Clara.

Sa dikawasa'y sumapit ang oras na pagalis, na nagdulot kay Margarita ng matinding dusa dahil sa pagpapaalam doon sa mga tao na matapos, iligtas ang buhay niya't puri, ay kinupkop siya at inaring isang anak. Sila nga ang ngayo'y kaisaisang mga kaibigan sa mundong ito at ang tahanang yaon ay ang tanging matatakbuhan niya sa pangangailangan ng isang wagas na tangkilik. Anopa't hindi lamang sa dinamdam niya ang pagpapaalam, kungdi gayun din ang paglayu niya sa mga nagtangkilik sa kanya, lalunglalu nanga ang doktor, na nang iabot ang kamay ay nagwika ng anya:

—Ako'y hindi isang taong mapagsalita ng marami, datapuwa't ang masisiguro ko sa inyo, na ang pagalis ninyo'y tulad sa paglubog ng araw sa aking tahanan. Walang sinomang nakababatid ng kalakhan ng pagmamahal ko sa inyo, at kung sakasakaling kailanganin ninyo ang isang kaibigan, ay umaasa akong di kayo makalilimot sa akin.

Pagkatapos ng ilang saglit ay nilisan na ni Azucena ang tahanang yaon, na sa ganang kanya'y naging isang pintungan ng kaligtasan nang sumasalaot siya sa karagatan ng kapahamakan.

## XXVIII

MALAPIT nang matapos ang buwan ng nobyembre, nang si senyora Dartel, kasama ang kanyang anak-na babae at ang bagong tagapagalaga, ay tumulak sa Londres na patungong kastilyo ng Hulmes. Noo'y isang araw na maliwanag at marikit: ang mga punungkahoy ay nagsipangulag na ang kanilang mga dahon, datapuwa't nagbibigay ng kasi lahan ang sikat ng araw at ang takbo ng panahon ay kalugudlugod sa mga nagsisipaglakbay. Pagkaraang makababa sila sa tren, ay sumakay naman sa isang karwahe na maghahatid sa kanila hanggang sa kastiljo.

Pagkamasid ni Margarita sa kaparangan at makasagap ng hanging masarap, ay parang nagkaroon ng isang bagong buhay; muli na naman niyang nakita ang mga punungkahoy at mga kabukiran, na nagpapaalaala sa kanya ng mga panahong maligaya. ¡Anong pagkakaiba nito at ng madilim na tahanan sa Londres, na kailanma'y di na niya kinakitaan ng kahi't isang sariwang dahon! ¿Paano siya nabuhay ng matagal na panahon na di man lamang lumabas sa kaparangan?

Hindi nga niya napigil ang isang pagbubuntunghininga sa kasiyahangloob.

Tinapunan siya ni senyora Dartel ng isang masid, bago nagwika:

—Ipinalalagay kong hindi kayo napapagod, aling Margarita.

—Talaga pong hindi—ang itinugon ng dalaga,— datapuwa't malaki po ang pagkagustu ko sa parang, at sa mga punungkahoy ay bumabati akong tulad sa mga dating kaibigan.

Ang katugunang ito'y hindi lubhang ikinalugod ni senyora Dartel. Hindi niya kinagigiliwan ang mga tagapagalagang may malalambot na damdamin, kaya't nagwika siya dahil dito ng anya:

—Umaasa ako na sa kastilyo'y makakasumpong kayo ng mga kaibigang lalong karapatdapat sa inyong pagmamahal, kaysa mga punungkahoy.

Sa gitna ng ganitong salitaan, ay napasigaw sa tuwa ang dalaga, dahilan nang makaliko sila sa landas, ay nakita niya ang kalawakan ng dagat sa kanilang tapat.

—¿Ang kastilyo po baga ay malapit sa dagat? —ang usisa niya.

—Halos kalapit na kalapit po lamang—ang itinugon ni senyora Dartel'—kaya't kapag dumarating ang ang sama ng panahon ay nakayayamot sa amin ang ugong ng mga alon. ¿Gustu ba ninyo ang dagat, aling Margarita?

—Kailanma'y hindi po ako nakakita ng magandang dagat tulad ngayon—ang itinugon ng dalaga.

Makaraan ang ilang saglit ay natanaw na sa gitna ng mga punungkahoy, an kulay abong mga tore ng kastilyo ng Hu mes, at pamayamaya ng kaunti ay nagwika si senyora Dariel ng anya:

—Naririto na po tayo

Ang kastilyo ng Hulmes ay hindi kalakihan at di naman dakilang tulad ng Retiro de la Reina. Isang lumang tahanan, na may mga toreng parisukat at isang pintong may rehas na bakal; ang mga dingding na bato ay may malalaking durungawan; at ang mga kagayakan ay sa luma at sa makabago nahahati, hindi nga nagtataglay ng wastong pagkakaagpang, kahima't kung titingnan ay kagalanggalang.

Ang kagandahan ng kastilyo ay dahil sa tabi ng dagat; at may isang marikit na parkeng nakaliligid.

—Kaunti lamang ang layo namin sa dagat dito—ang winika ni senyora Dartel kay Margarita,—at ang isa sa pinakadakila ninyong tungkol ay dadalhing ipapapasyal ang bata araw araw.

Ang bagay na ito y nakalugod ng labis kay Margarita.

Pagpasok sa kastilyo, ay naguunahan ang mga alilang sumalubong kay senyora Dartel, na tag-lay ang paggalang.

—Kung ibig ninyong magpahinga, aling Margarita—ang sambot kapagkaraka ni senyora Dartel,—ay magagawa ninyo.

At nang makalapit sa isa sa mga alila, ay sinabi:

—Maria, samahan mo ang binibini sa kanyang silid.

Maagangmaagang nagbangon si Azucena kinabukasan: naiinip na siya at ibig na makita ang dagat, na parang isang taong pinakaiibig.

Gayun na lamang kalaki ng damdamin niya pagkakita sa mga tubig na humahampas sa mga batong buhay, at tumatakbo sa mga pangpang na sumasapit halos hanggang sa kanyang mga paa.

Sa pagmamasid niya sa gayong dakilang panoorin, sa pakikimatyag sa ugong na yaong naka kaparis kung minsan ng putok ng kanyon, at kung minsa'y ng banayad na haginit ng simoy ng dagat, ay natulo ang kanyang mga luha, na nagpatighaw sa kanyang mga dusa at nagpatiwasay sa kanyang loob.

Pagkabawi niya ng sigla ay umuwi sa bahay na dito'y ibinalita sa kanya na ang dalawang dalaga ay hindi pa nagbabangon; anopa't di isinukal ng kanyang loob, kahima't kinasusuklaman niya ang gayong kaugalian

Ang utusang nagsama sa kanya sa tutulugang silid ng gabing nagdaan, ay sinabi ang ganito sa kanya.

—Ako po ay si Maria King, at sinabi po sa akin ng senyora na asistihan ko kayo, gayun din ang bata. ¿Ibig po ba ninyong makita ang kuwartong nalalaan sa mga leksiyon?

Dahil sa pagsangayon ni Margarita, ay sinamahan siya ng utusan sa isang maliit na silid na tigib ng mga kasangkapan, at nagagawi sa kabukiran.

Doon ay mayroon ding isang piyano, isang mesa at isang estante ng mga aklat.

—Itu po ang kuwarto—ang isinaad ng utusang babae —Ditu po magleleksiyon ang bata; datapuwa't yayamang ang ganito'y di magtatagal maliban sa lima ó anim na oras sa maghapon, kaya't ninagpasyahan po ng senyora na maging tuloy pirakasalas at kainan ninyo. Kung gustu ninyo, ay ipapasok ko po rito ang almusal na inyong kakaning kasalo ang batang si Clara.

Makaraan ang pagaalmusal, ay dumating si senyora Dartel upang magbigay ng mga ipatutungkol.

Gumawa nga ng isang pa'atuntunang napakahaba, na halos sa buong maghapon ay hindi man lamang magkakaroon ng saglit na maipagpapahinga si Margarita, maliban kung magpapasyal sa tabi ng dagat na kasama ang bata.

Hindi pa nagkasya sa loob ni senyora Dartel ang ganito, kaya't nagwika pa rin ng anya:

—Aling Margarita: dinaramdam ko po ng labis na sabihin sa inyo na madalas kayong nalilibang at kung itu po ay isang kapintasan sa isang tao, lalu't higit doon sa mga nagsisipagalaga ng mga bata. Ninanasa ko po sana kung mangyayari na sikaping baguhin.

—¿Hanggang kailan pa kaya magtatagal ang ganitong pagtitiis sa buhay?—ang nawiwika sa loob ng abang dalaga, nang makalabas na ang may ari ng kastilyo.

Ang pagpapakilala sa bagong tagapagalaga sa

dalawang dalaga ay hindi naisagawa kungdi nang tanghali na. Binanggit nga ng magkapatid sa yaya ang kanilang maliit na kapatid, na kahalo mandin ang isang pagpapalalo at pagpalibhasang nakagagalit sa loob Anopa't kung ang ganyang pagpalibhasa'y hindi mapuputol, ay walang pagsalang si Azucena'y di makatatagpo sa kastilyong yaon ng̃ kahi't isang pusong mahabagin ó kaibigan kayang makatitighaw ng kanyang dusa.

---

## XXIX

ANG panaho'y tumatakbo; nakaraan nanga ang Pasko at Bagong Taón nang tupdin ni dortor Charles ang ipinangaku niyang pagdalaw sa kastilyoo ng Hulmes, na lu os na nasiyahangloob nang makita ang mabuting mukha ni Margarita. Tunay, kahima't ito'y di nababawi ang kanyang mga pagasa, ang walang patid na paggawa ay sapat na upang huwag manglagi sa kanya ang panglaw; ang hangin sa dagat ay nakagagamot sa kanya, kaya't nanauli na ang bahagi ng kagalingang nawala sa kanya

Halos ang lahat ng gawa ni Margarita ay nabuhos sa kanyang alaga; na pinagaaralan niya mandin ang takbo ng̃ kaugalian ng bata at tumu-

tugon sa bala nang tanong na gawin sa kanya. Wala siyang buong akala kungdi ang pagibig ay naparam na sa kanya nguni datapuwa't sa kastilyo ng Hulmes ay nasunduan niyang magkaroon ng pagibig sa dalawang bagay: una'y sa kanyang disipula at ang ikalawa'y sa dagat. Hindi nga niya nababatid kung hanggang kailan niya babatahin ang kabuhayang iyon; datapuwa't ang anomang bagay na mangyari'y nahahanda siya hanggang sa sumapit ang mga araw na ikapagwawakas ng kanyang buhay.

Ang lahat ng ito'y matatapos din—ang nawiwika sa sarili,—at sa kabilang buhay na marahil muli kong makikita si Adriano.

Ito nga ang pinakamasayang gunita sa kanyang mga pagiisip; at kung napagiisa siya, sa harap ng maugong na dagat, ay malimit niyang isigaw ang pangalan ng pinakasisinta niya, at tila mandin sa kanya, ay tinatangay ng mga alon sa kabilang pangpang ng karagatan upang sumapit sa pook na kinadoroonan ng kanyang irog.

—Nanay—ang winika isang araw ni Veronica,—sa banta ko'y nagkamali kayo sa bagay na iyan.

—¿Alin bagay ang sinasabi mo?—ang usisang taglay ang katiwasayan ni senyora Dartel, na bihasa na, sa mga walang pasintabing pagsasalita ng kanyang mga anak.

—¿Ano po at dinala ninyo dito ang dalagang iyan? ¿Hindi ba ninyo nahahalata na sa bawa't araw ay lalong gumaganda? Marahil ay hindi ninyo pinagagawang mabuti.

—Sa akala ko po ay may lubos na katuwiran si Veronica—ang ipinakli ni Matilde.

—Minasdan ni senyora Dartel na taglay ang kagiklahanan, ang kanyang mga anak.

—Ang masasabi ko sa inyo, na nang siya'y makausap ko noong una ay hindi siya gaanong kagandahan—ang itinugong parang natitilihan.

—Kung gayun po, ay malaki ang ipinagbago mulang dumating dito—ang winika ni Veronica.—Kahapong makita kong kasama si Clara, ay nahanga po akong labis; sapagka't wala nga mandin akong nakikita pang dalagang makakasingganda niya.

Dahil sa malabis na pagsusumakit ng dalawa tungkol sa kapinsalaang mangyayari sa pagkadala roon ng bagong tagapagalaga, ay napilitan sa wakas si senyora Dartel na magsalita ng anya:

—Kung inaakala ninyong may panganib, ay paaalisin ko; anopa't sa banta ko ay malabis naman ang inyong pagpapalagay sa kanyang kagandahan. Sa ganang akin ay hindi ko ikinababakla ang gayon at sa tutohanang sabi ay umaasa akong di na makakikita pang muli ng isang yayang napakahusay at marunong na tulad niya.

—Mangyayaring magtaglay ng mabubuting bagay na kapuripuri,—ang ipinakli ni Veronica,—nguni't kung di kayo magiingat ay walang salang magsisisi kayo kung umuwi si Alberto. Kinakailangang pagsikapan ninyong mahiwalay, datapuwa't magpipilit siya marahil na makiharap sa atin.

—Walang kasaysayan iyang inyong pagkabalisa—ang itinugon ni senyora Dartel.

—¿Ganyan po ba ang paniwala ninyo, nanay? Ako po ay walang hinahangad kungdi ang hatulan ninyo sa inyong sarili. Ngayon ay nakikita kong dumarating si binibining Nolte, na kasama si Clarang galing sa tabingdagat. Ipatawag ninyo; itanong ninyo ang anomang bagay na maisip ninyo; at kapag umalis na ay sabihin ninyo sa aking muli kung ano ang pagkukuru ninyo.

Isinagawa nga ni senyora Dartel ang minimithi ng kanyang anak, at makalipas ang ilang saglit ay nanasok na ang yayang kasama ang kanyang disipula sa salon. Inusisa siya ni senyora Dartel ng mga bagay na walang gaanong kadakilaan; at sa pagmamasid sa kanyang mukha, ay tunay na nagtataglay ng isang mukhang napakaganda.

—Maysakit siya marahil nang siya'y bago ko kunin—ang sumaisip ng senyora kapagdaka.

At nang malapitan pang minsan si Margarita ay sinabi dito:

—Mayroon kayo ngayong mabuting pangangatawan, aling Margarita, iya'y katunayan na nakabubuti sa inyo ang hangin dito. ¿Maysakit ba kayo nang unang bugsong kayo'y aking makita?

—Mayroon po—ang matiwasay na itinugon ng inuusisa,—ako po ay nagkasakit na may ilang linggo.

—Ikinatutuwa ko, na kayo'y makita kong magaling na ng lubusan—ang winika ni senyora Dartel, na kasabay ang isang tangó ng ulo bilang kahulugan ng katapusan ng paguusap.

Hindi pa halos nakalalayo sa kuwarto, ay lumapit na si Matilde at nagwika:

—Nakita nga ninyo marahil na kami'y di namamali. Sa akala ko ay mahirap na makakita ng mukhang napakagandang tulad ng sa kanya. Hindi nga nakatutol si senyora Dartel, kaya't nagwika:

—Ang katutohanan ay ilan nang araw na hindi ko napagmamasdan siya; at ang masasabi ko sa inyo'y nang aking unang makita ay nagtataglay pa lamang ng mukhang pangkaraniwan at kaakit-akit, nguni't hindi napakaganda.

—Bukud pa sa rito—ang winika ni Matilde ay hindi natin nasiyasat ang lahing kanyang pinagmulan, sampu ng pook na kanyang nilakhan; at sinasabi ni Maria King na nagtataglay siya ng mga kilos ng isang dakilang senyora, at wala nga ng mga kaugalian ó tikas ng mga yaya.

—Pinakaiibig kong Matilde—ang saad ni senyora Dartel,—ikaw ay nagsasalita ng di mo nawawatas Si senyora Charles ang naghabilin sa akin sa kanya, at sinasagutan sa anomang oras.

—Marahil po ay nagkamali ako: nguni datapuwa't ang kinakailangan ay huwag siyang pahaharapin kung may mga panaohin.

—Kung tungkul diyan ay mayroon na akong tagubilin sa kanya—ang nakangiting itinugon ni senyora Dartel.

Pagkatapos ng ilang araw ng ganitong pag-uusapan, ay nagwika si senyora Dartel sa kanyang mga anak ng anya:

—Mabuting balita: si Alberto ay malapit nang uuwing kasama si lord Chandon, si sir Ricardo Hasting at ang kapitan Elton. Inaakala kong magkakaroon tayo ng mga araw na maligaya.

---

## XXX

NANG taong iyon, ay maliwanag at katamtaman ang lamig ng buwan ng pebrero, at para manding simula na ng primabera. Lumilitaw na sa mga bukid ang mga biyoletang puti; ang mga punungkagoy at mga halaman ay nagsimula nang magsipagusbong; at naririnig na gayon din, ang mangilanngilang huni ng mga ibon. Noo'y kaarawan ni S Valentin, at sapagka't hindi pa humuhusay ng gaano si Clara, kaya't kasama nito ang kanyang tagapagalagang nagtungo sa tabingdagat, na dito'y nagsiupu sila kapuwa sa ilang batong natatakpan ng mga lumot Ang bata palibhasa ay mayroon ng wagas na damdamin, kaya't nagsalita kay Margarita ng ganito:

—Margarita; ¿tutoo nga bang ang mga bulaklak ay nagsisipa tago sa ilalim ng lupa, sa taglamig? Malaki siguro ang pagmimithi ng mga kahabaghabag na makasagap ng hangin, ngayong sumisikat nang mabuti ang araw.

Gastunggustu ni Azucenang bayaang maghayag ng malaya ang bata ng hinggil sa kanyang mga pagkukuro, at sapagka't hindi siya hinadlangan sa pagsasalita, ay nagpatuloy ng anya:

—Ako'y hindi magustuhing lubha sa mga bulaklak at ibig kong malaman kung nagdaramdam na kapara natin at nakalilining ng kanilang mga kulay. ¿Hindi mo ba nalalaman?

—Ang mundo ay tigib ng mga hiwaga—ang itinugon ni Azucena,—nguni't kung ang mga bulaklak ay may kaluluwa, ako nanga ang isang nabibilang sa kanila.

—Kung ang mga tao ay matatalino ¿ano't matitigib ng mga hiwaga ang mundo?—ang usisa ng bata.

—Ang malaking katalinuhan ng mga tao ay hindi sumasapit sa tutoong malayo—ang isinaad ni Azucena,—ang malalaking suliranin ay hindi pa nila nahuhusay.

—Ako'y maigi na, Margarita—ang ipinakli ng bata,—¿umuwi na tayo? Sinasabi ni Matilde na araw ngayon ni S Valentin at ibig ko ngang makita kung ano.

—Walang anomang kaibahan sa mga araw na nagdaraan—ang itinugon ni Azucena nagbubuntunghininga.

—Nasa po ng senyorang kayo'y makausap—ang ipinagbigaysabi sa kanya ng isang lakayo —Inaantay kayo sa kanyang silid.

Pagpasok ni Azucena ay nasumpungan si senyora Dartel na sumusulat sa tapat ng bintana.

—Ipinatawag ko kayo upang ibalita na ang anak kong si Alberto ay darating ngayong umagang kasama ang ilang kaibigan. Gaya nanga ng nasabi ko sa inyo, ay huwag kayong lalabas, lalu na nga ang bata na hindi nababagay sa mga pistahan

—Huwag po kayong magalaala at matutupad na lahat iyang inyong nasa—ang isinagot ni Azucena.

—Ipasasabi ko sa inyo kay Maria King ang ganap na kapasyahan ko tungkol sa bagay na ito.

Si Azucena'y hindi nagsasalita at di kumikilos.

—Iyan po ang lahat kong masasabi sa inyo ngayon—ang idinugtong ni senyora Dartel.

Sa malaking kagiklahanan ni Azucena, ay nangahas na magusisang taglay ang nanginginig na boses:

—Ipagpatawad po ninyo, senyora, ¿sinusino po baga iyang mga taong inyong magiging panauhin?

Ang katanungang ito'y malayu sa gunita ni senyora Dartel na mangyayari, at dala ng di niya kaalaman ng kahulugan ng gayong pagtatanong ng dalaga, ay tinugon ng anya:

—Si Lord Chandon po, si Sir Ricardo Hasting at si kapitan Eton.

—¡Diyus ko!—ang nasabi sa sarili ng dalaga —¿ano ang gagawin ko kaya?

—¿Mayroon ba kayong ibig pang sabihin aling Margarita?—ang usisa ni senycra Dartel.

—Wala na po.

—Nalimutan kong sabihin sa inyo—ang idi-

nugtong ni senyora Dartel,—na mangyayaring dumating ang aking anak at ang ilang panauhin na inaantay namin ngayong gabi, kaya't huwag ninyong kalilimutan ang mga sinabi ko sa inyo.

Hindi nga nalaman ni Azucena kung paano siya nakalabas sa silid: hanggang sa napagisa siya sa kanyang kuwartong walang nakahalata ng kabalisahang sinapit niya. Si Adriano na kanyang tinatakasan, sapagka't inaakala niyang hindi siya makatitiis sa pagpalibhasa nito, ay darating sa pook na iyong kinadoroonan niya; matutulog sa tahanang yaon, na di man niya makakaulayaw, ó mamamalas marahil. ¡Anong lupit sa kanya ng tadhana!

Sumagunita niya noon ang tumakas—¡ang pangatlong pagtakas sa loob ng isang taon!—nguni't karakarakang naalaala niya na darating sa gabi ang ilan sa mga panauhing inanyayahan, at dahil dito'y nararapat niyang ilagan ang siya'y makaharap. Bukod dito, ay napagisip niya na kung dumating si Adriano at marinig na pagusapan ang pagtakas ng isang dalaga, ay walang pagsalang maghihinala sa kanya.

—¿Ano kaya ang gagawin ko?—ang naitatanong sa sarili ng dalaga,—Malabis nang tu'oo ang aking ipinagdusa upang dagdagan pang muli ng mga bagong sakit.

Sa gitna ng pagkagulo ng kanyang isip, ay sumagi ang isang diwang pangaliw.

Tunay nga na nang tumakas siya sa Bergen, ang matandang lord Chandon ay malubha; data-

puwa't marahil ay gumaling na at ito ang siyang inaantay na darating sa kastilyo ng Humes at hindi si Adriano.

Nang halungkating basahin ang mga pahayagang nakalipas nang maluat, ay hindi niya nasumpungan ang nauukol sa kamatayan ng matandang lord, kaya't ang sumaloob niya'y antayin ; at kung sa halip ni lord Chandong matanda ay si Adriano, ay magtatagu siya hanggang sa matuluyang lumayas na muli. Sa ganitong pagkukuro ay naliwasay siya ng bahagya.

—Hindi ako gaanong masigla ngayon—ang wini'ka ng bata,—ang mabuti yata. ay sa halip na magbasa tayo, ay magdibuho ka ng kaunti, at pagkatapos ay titingnan ko ang yari mo.

Ang anomang bagay ay dadahilanin niya ng araw na yaon maiwasan lamang ang pakikipagusap sa magkapatid; datapuwa't si senyora Dartel ay mahigpit na tutoo kaya't hindi nangyaring di siya suman ayon.

—Maupo kayo, binibining Nolte ang saad ni Veronica.—malabis ang pagpipilit ng nanay ko hinggil sa pagsasanay ng praases, datapuwa't ngayo'y hindi kami nahahanda. ¿Hindi po ba mangyayaring gawin ninyo ang kuwentang ito? Kailangan ko po lamang ngayon.

Pagkasabi nito ay iniwan sa kamay ni Azucena ang kukuwentahin, bago nagbalik na muli sa kanyang kapatid upang ipatuloy ang naputol na salitaan.

—Ako ang matanda sa babae—ang winika,—

kaya't katuwiran ang ako ang siyang mapagisang malaya sa larangan ng pagsinta. Malaki ang gusto kong maging senyora Chandon at mamasamain ko kung ikaw ay hahadlang.

—Nguni't hindi mo pa nalalaman kung may gustu siya sa iyo—ang ipinakli ni Matildeng parang nagbibiro.

—Ngayo'y wala naman akong sinasabi kungdi isang panukala pa lamang. Hindi ko naman tinatangkang iwalay kita sa pakikisalamuha sa kanya. kungdi tutulungan pa kita kung talagang ikaw ang napipili; datapuwa't ang sinasabi ko lamang, ay kung hindi nagpapakilala ng masidhing pagpili sa ating dalawa, ay ipaubaya mo sa aking ako na ang siyang kumatawan sa bagay na ito.

—Mangyayaring sinoman sa atin ay di niya maibigan—ang pabirong pakli ni Matilde

—Parang nakikinikinita kong hindi mahirap na mapaibig ko siya, gayun din si Sir Ricardo Hasting, na mabuti rin naman. Sa madaling sabi ay natitira pa sa atin si kapitan Elton.

—Madali kang maghakahaka—ang winika ni Matilde.

—Tungkol kay lord Chandon, ay natatandaang kong isinuwento na sa atin ng nanay ang isang istorya ng mĝa pagibig na pinagdaanan niya.

—Isa ngang istoryang nakalulunos ng kaunti, na hindi ko natatandaang mabuti. Naaalaala ko pa, na sinabi sa atin na bago namatay ang amain ni lord Chandon ay magaasawa siya sa isang dalagang iniibig niyang labis, datapuwa't ito'y tu-

makas. Ang dalagang nabanggit ay nakagawa ng di marapat, kaya't lumayas. Ito nga ang lahat kong natatandaan.

—¿At tumatangis pa rin siya hanggang ngayon sa pagkawala ng kanyang sinta?—ang usisa ni Matilde.

—Dapat mo ngang isipin, na kapag ang isang dalaga'y nakagawa ng isang bagay na nakasisirang puri, ay kinakailangang ibaon ng buhay sa limot. Dapat mo ring mabatid, na hindi lubhang nagtatagal sa mga lalaki ang kalungkutan.

—¿Datapuwa't ano ang tunay na ginawa ng dalaga?—ang maulit na usisa ni Matilde.—¿Dinaya siya at napakasal sa iba... ó ibang bagay ang naging hangga?

—Ako'y walang hangad na gaano upang matatap ang lahat ng iyan—ang itinugon ni Veronica. —Ang sinabi ng nanay ay isang kagagawang di karapatdapat, at kung ibig mong malaman ang buong istorya, ay hingin mo sa kanya na saysayin sa iyo.

—¿Ilang araw magluluat dito ang mga panauhin?—ang tanong ni Matilde.

—Sa palagay ko'y tatagal ng dalawang buwan; na inaakala kong sapat na ang ganito, kailanma't sasamantalahin natin ang panahon... nguni't ¿ano ang nangyari?

Naputol ang pagsasalita ni Veronica dahil sa pagkawala ng isip ni Margarita, na nahulog sa silya.

—Tugtugin ang kampana—ang winika ng ma-

tanda sa lahat sa magkapatid na dalaga,—sa palagay ko ay nahilo si Margarita. Aywan ko nga ba, kung bakit halos ang lahat ng tagapagalaga ay nagtataglay ng ganyang nakamumuhing asal.

Sapagka't nagkataong pumasok ang utusang babae, ay sinabi dito ni Veronica:

—Nahilo si Margarita; lapitan mo.

Nagsilabas ang magkapatid sa silid na taglay ang isang pagmamataas, na animo'y walang kabuluhan sa kanila ang kapahamakan ng kapuwa; ang pagsaklolo sa dalaga ay para manding nakapupusyaw sa kanilang uri.

Anopa,t si Maria King at ang ibang lingkod ay itinindig ang kulangpalad na si Azucena at ipinasok sa kanyang silid, na doon sinaklolohan ng buong ingat, sapagka't ang tanan halos ng mga utusan sa bahay ay minamahal siya at iginagalang, na kung minsa'y malaki pa ang pitagan sa kanya kaysa dalawang dalagang Dartel. Nang pagsaulan na si Azucena at magunita ang di pa natatagalang narinig niya, ay muling pinagharian ng lumbay.

Hindi nga mapagaalinlanganang si Adriano ang siyang darating at hindi ang matandang lord Chandon; datapuwa't hindi ito ang isinasakit ng kanyang loob; kungdi yaong sinabi ng dalawa, na pagpalibhasa doon sa naging kasintahan ni Adriano, bagay na hindi sukat matiis.

¡Kung siya'y papalibhasain ni senyora Dartel, ay walang pagsalang gayun din ang aasalin ni Adriano sa kanya!

Si senyora Dartel ay nagkaroong habag sa kanya sapagka't nagutos na ipagbigaysabi kay senyorita Nolte, na kung hindi pa humuhusay ay mangyayaring magpatuloy sa kama, at ang dalagang ito'y tinupad ang gayong kapahintulutan sa kanya.

Sinamantala ang ganitong pagkakataon upang magisip sa kanyang gagawing pagtatanan. Sinabi ni doktor Charles na manumbalik siyang muli kailanma't gustu niya; datapuwa't kung kanyang ipatatawag ó kung sasabihin niya kay senyora Dartel na ibig niyang umuwi sa bahay ng kanyang tagapagtangkilik, ay madali at mangyayaring siya'y masumpungan ni Adriano. Sa kabilang dako ang nawiwika niya sa sarili, na kung siya'y lihim na magtanan, ay hahanapin siya ni Adriano at matatagpuang walang sala sa bahay ng doktor, na siyang tanging mahahantungan niya. Ang pagtatanan ay mahirap na mangyari at wala ngang mga kaparaanang sukat ikapagkubli sa loob ng dalawang buwan, hanggang sa magsialis ang mga panauhin.

Gabi na ng marinig niya ang dagasahan ng mga karwahe, mga kabayo at boses ng mga ginoo at alila, gayun din ang walang tigil na bukas at sará ng mga pinto: walang pagsalang nagsisidating na ang mga panauhin. Kalahating oras ang nakaraan nang si Maria King ay pumasok na may dalang isang pinggang sopas.

—Dumating na pong lahat at nagsisihapon ngayon—ang winika sa dalaga,—ipinadala po dita ito ng kusinero, na inaasahan kong makabubuti sa inyo.

# XXXI

KINABUKASAN, nang magising si Azucena, ay anaki mandin nagdaan ang isang taon sa kanya magmulang ipagbigayalam ni senyora Dartel ang pagdating ng mga panauhin; napakalaki nga at di masayod na mga damdamin ang tiniis ng dalag sa loob ng dalawangpu't apat na oras na lumipas.

Si senyora Dartel ay huminging balita tungkol sa kalagayan ni Margarita; nagutos sa mga alila upang alagaan na huwag kulangin ng kahi't ano, at sa pagaakala niyang nakatupad na siya sa kanyang tungkol ay hindi na binanggit pang muli ang bagay na iyon.

Kahima't mahina pa si Azucena ay nagbangon upang gampanin ang gawain niya sa arawaraw; datapuwa't higit ang pagdurusa niya kaysa ng mga nagdaang araw, dahil sa masidhing pagnanais niyang makita si Adriano, kahima't sa malayu lamang, upang di siya mamalas.

Wala nga siyang hinahangad kungdi ang matapunan pa kahi't isang titig na ikagugunita sa datihan niyang kaligayahan; at pagkatapos ay hindi

na niya aalintanahin ang anomang mangyayari sa huli kahima't ang kamatayan.

Sangayon sa ganitung mithiin, ay nagaabang siya ng isang pagkakataong mabuti, anopa't sa paglalagos niya sa koredor at pagbubukas ng pinto ng silid ng bilyar, ay kanyang narinig ang mga boses ng mga naroroon: napagsino nga niya sa dikawasa ang tinig ni Adriano, na malinaw, mataginting, na kapara ng dati; yao't dili iba ang tinig na naghayag ng kanyang pagibig. Wala nga siyang ibang nasa kungdi magpatuloy na mapakinggang lagi na, datapuwa't napinid na muli ang pinto at naparam na ang ingay ng mga boses.

Ang pangyayaring ito'y sa halip na tumiwasay ang kanyang damdamin, ay lalung nagulol ng labis, na siyang ipinagsimula sapul noon na ipagdamdam ng isang lagnat na parang ibig pumatay sa kanya at di ibig magpatahimik maging araw at maging gabi. Datapuwa't nakikinikinita niya na kung kanyang makikita si Adriano minsan pa ay matitighaw ang kanyang mga dusa; hindi nga niya napagiisip na ang ganitong pagaakala niya'y katulad ng apoy na binusan ng gas. Ganitu nga ang kalagayan ng loob ni Azucena nang ipatawag siya ni Veronica sa silid nito

—Ibig ko po sanang mangutangan ng loob sa inyo—ang winika nito—ang utusang babai ko ay marunong sa damit subali't walang nalalamau tungkol sa mga bulaklak. Ako po ay mayroon ilan dito at sapagka't natatandaang kong matalino kayo dito kung kaya isinasamu ko na ipakiayos lamang ninyo sa aking ulo.

Ikinamangha ni Azucena ang mga pangungusap na ito, dahil sa katamisan ng pagkakabigkas.

—Ikinalulugod ko po ng labis na kayo'y tulungan—ang itinugon niya.

—Malaki po ang gustu kong magayak akong mabuti—ang itinugon ni Veronica na taglay ang isang ngiti sa kasiyahang-loob, na dinamdam naman ni Azucenang animo'y isang matinding tarak ng mahayap na sundang.—Ang isa po sa aming panauhin ay magiliwin sa mga bulaklak. ¿Sa akala kaya ninyong sa mga asusena at eletsong ito ay sukat na upang maging isang ramilyeteng marikit at kalugudlugod?

—Pagsisikapan ko pong pagandahin; nguni't may itatanong po lamang ako: ¿bakit mga asusena lamang puti ang pinili ninyo?

Sa gitna ng pagpipilit niya, ay halos di na ikubli ng dalaga ang kanyang damdamin sa pagu-usisa sa mapagmalaking si Veronica. Nguni't ito, na ng araw na yao'y nagagalak ng labis, ay nakangiting tumugon ng anya:

—Ang dahilan po ay di sukat ikagikla. Kahapon po ay tinanong ko si lord Chandon kung alin ang mga bulaklak na kinagigiliwan niya, ang isinagot po sa akin ay yaon daw mga asusenang puti. Datapuwa't ¿anong nangyayari sa inyo, binibining Nolte?

—Ipagpaumanhin ninyo sa akin, binibini, magpahanggang ngayon po ay nanghihina pa ako—ang itinugon ni Azucena, na nabitiwan ang mga bulaklak pagkarinig ng mga katugunan ni Veronica.

Nang makautas si Azucena, ay nagpasalamat si Veronicang kasabay ang salita na anya:

—Lubos po ang pasasalamat ko sa inyo, at makagaganti rin po sa ibang araw.

At tuloy lumabas sa silid.

Ang pagtatapat na di sinasadya ni Veronica ay lumikha kay Azucena ng isang damdamin, na sa sarili'y di malirip.

¿Pagibig kaya ó lungkot ang sa kanya'y dinaranas? ¿Mangyayari kayang isagunita siya ni Adriano na di pagupasalaan? Natatandaan niyang wagas yaong araw na pinakamaligaya sa kanyang buhay, ang kahulihulihang sangdaling linasap niya sa Bergen; buong pagmamahal ngang sinabi ni Adriano sa kanya: 'Bagay na bagay iyang taglay mong pangalan sa iyo: ikaw ay isang asusenang puti.''—¡Anong lupit ng kapalaran! Ngayo'y ginayakan niya ng mapuputing asusena yaong nagpipilit na magtagumpay sa puso ni Adriano.

Ang ganitong isipan ay nagpapasakit sa kanyang puso, at nang tila siya parang nalulunod ay nagtungo sa durungawan upang buksan at makasagap ng hangin.

Sa hindi niya inaantay na mangyari ay natupad noon ang pinakamimithimithi niya. Sa isa sa magandang daang tigib ng mga punong kastanyas, ay lumalapit ang magandang anyo ni Adriano; ang mukha niya'y parang bumalasik sa dati, ang kanyang ulo'y bahagyang nahukot; datapuwa't ang mga mata'y masintahin ding katulad ng dati; ga-

yun din ang bibig; ang tindig na mahal ay di nagbabago.

Si Azucena'y naging parang batong minamalas ang kanyang mga kilos, na nananaghili mandin sa araw na tumatanglaw sa kanya, sa simoy na humahalik sa kanyang noo, at sa mga punungkahoy na dinaraanan. Untiunting dumarating si Adriano hanggang sa liko, na hinintuang mga ilang saglit, bago lumingon sa kabila; kapagdaka'y tinutop ng kamay ang noo, na parang may iwinawaksing isang nakayayamot na gunita; at nang makalipat na ng landas, ay nawala na sa gitna ng kakahuyan.

—¡Ang pagibig ko! ¡Ang pagibig kong nawala —ang pahimutok ni Azucenang naglulumuhod at nagtatakip ng mukha.—¡Mamatay man ako'y di ko na daramdamin, yamang kita'y nakita na!

# XXXII

NAKITA nğa ni Azucena si Adriano, nğuni't ¿nagkamit kaya siya nğ bahagyang aliw sa bagay na ito? Tatlong araw ang nakaraan mula noon at lalong nagdagdag ang kanyang pagkabalisa; ang pagnğinğitnğit nğ loob ay kakilakilabot, sa buong magdamag ay bahagya lamang at balisa ang kanyang tulog; at sa wakas, ay nanğanğamba siyang mawalang muli nğ mğa lakás.

—Mabuti pang hamak na di ko na nakitang muli—ang nasabi sa sarili.—Yaong maiikiling sangdali nğ katuwaan, ay malaking tutoo ang ibinabayad ko nğayon: lumikhang panibago sa akin ang lalong kalagimlagim na kapahamakan.

—Ako nğa ang may sala nğ lahat—ang nawiwika sa sarili,—sinoma'y di ko masisisi sa nangyari, maliban sa aking magisa. ¿Saan nagbuhat ang kasawiang aking kinasadlakan? Kung sa halip na pumayag sa mğa hikayat ni Claudio ay pinakinggan ko ang tinig nğ aking sarili, ang lahat nğ kapahamakang ito'y di sana aabutin ko at nğayo'y turing na giliw ni Adriano. Datapuwa't hindi ako makadaraing at walang sukat na magawa kungdi ang

tiisin ang aking sawingpalad na napagsapit.

Pagkaraan ng̃ ilang araw ng̃ pagdating ng̃ mg̃a panauhin, ay nagtung̃o si senyora Dartel sa kinadoroonan ni Azucena at sinabi dito:

—Hindi ng̃a maiiwasan ang ipinang̃ag̃amba kong mangyari, senyorita Nolte; kinakailang̃an ng̃a namin ang silid na inyong tinatahanan, kaya't dahil dito'y bibigyan ko kayo ng̃ iba. Datapuwa't hindi naman magluluat, sapagka't magsisialis din silang lahat upang pumaroon sa Londres.

Sapagka't hindi tumanggi ang dalaga, na pinabayaan ang gusto ni senyora Dartel, kaya't itinuro nito ang ibang kuwarto, na ang bintana ay natatapat sa isang maliit na halamanan, na madalas pagumpukan ng̃ mg̃a ginoo kung natatapos kumain.

Nang naroroon na siya sa bagong silid, ay nakita ni Azucenang pumasok si Veronica, na bumati ng̃ buong giliw.

—Ng̃ayo'y napagisa na tayo—ang salubong sa kanya,—sapagka't ang mg̃a ginoo ay nagsiparoon sa parke ng̃ Brocton, ay sinabi ng̃ nanay na ipasyal daw muna ang bata.

At pagkatapos ay hinagkan si Clara, bago nagpatuloy ng̃ anya:

—Gayun din, ako'y mang̃ung̃utang̃ang muli ng̃ loob sa inyo. Nakita ko kayong mabuting magdibuho, kaya't kung mangyayari'y ibig kong patulong sa inyo. ¿Hindi ba ninyo nàkikilala ang isang marikit na punungkahoy sa parke na tinatawag na "Encino del Rey?" May isang punong nabibidbid ng̃ dapo at ng̃ isang sang̃ang katang̃itang̃i.

—Nakikilala ko pong mabuti—ang winika ni Azucena.

—Isinamu po sa akin ni lord Chandon na idibuho ko lamang; sapagka't sa palagay ko ay maibigin din po sa mğa punungkahoy Tunay nğa po na marunong akong magdibuho, datapuwa't kung ako'y inyong tutulunğan, ay inaakala kong lalong iinam ang yari.

—Kung ganyan po ang nasa ninyo ay buung lugud na tutulunğan ko kayo—ang winika ni Azucena. Ang nawiwika niya sa sarili, na kung siya ang hihinğan nğ isang dibuhong tulad noon ay di niya ipauubayang gawin nğ ibang kamay.

—Yayamang maghapong wala ang mğa panauhin—ang patuloy ni Veronica,—ay magkakapanahon tayo upang gawin ang dibuho. Kung gustu ninyo'y magsumbrero na kayo at ako naman ay magbibihis upang umalis isangdali.

Sumama rin sa kanila si Matilde kaya t silang tatlo kapuwa ang nagtunğo sa gubat na kinadoroonan nğ 'Encino del Rey", na kasunod ang isang utusang lalaking may dala nğ kabalyete at iba pang mğa kagamitan sa pagdidibuho.

—¿Ibig ba ninyong gawin ang boskeho?—ang winika ni Veronica,—pagkatapos naman ay ako ang gagawa ng sombra.

Si Azucena'y umupo sa tapat nğ mğa punungkahoy at sinimulang gawin ang dibuho samantalang nagsisipagusap ang magkapatid na nagpapabalikbalik at minamasdang maminsanminsan ang dinidibuho.

Ang paguusapan ay natungo kay lord Chandon na hindi narinig ng̃ una ni Azucena; anopa't nang̃apapagod ng̃ paglakad ang magkapatid, kaya, nagsiupo sa wakas, sa isang puno ng̃ kahoy na naroroon sa malapit.

—Hindi mo napapansin ang ipinagbago niya mulang dumating dito—ang sinasabi ni Veronica.—nang simula ay walang kibo, datapuwa't ng̃ayon ay kinakausap na ako ng̃ buong pagkakatiwala at pagtatapat.

—Ng̃uni't ang bagay na iyong malabis na pinakamimithi, ay inaakala kong hindi rababa ggit sa iyo—ang nakatawang ipinakli ni Matilde.

—Darating ang panahong babanggitin din niya—ang itinugon ni Veronica.—Ang tang̃ing kinakailang̃an ay malimutan muna yaong kulangpalad na dalaga.

—¿Aling dalaga?

Yaong nagbigay sa kanya ng̃ isang eskandalo na sinabi ng̃ nanay sa atin. Tunay ng̃a na sinasabi ni Alberto na hindi lamang sa isa sa mg̃a mahál na dalaga na narinig niya, kungdi isang tunay na bayani, at tuwing mababanggit siya ni lord Chandon ay tumutulo ang mg̃a luha nito. Ayon sa sabi, ay sumaksi sa isang tribunal, upang iligtas ang buhay ng isang binata; datapuwa't napilitan siyang tumakas sa kanyang bahay upang limutin na ang lahat, at sapul na noo'y di na nalaman ang kinahinatnan niya.

—Sa palagay ko ay tila nakagawa ng̃ isang malaking kahunghang̃an—ang winika ni Matilde.

Kung ikaw ang gayon, ¿ano ang gagawin mo?—ang usisa ni Verónica.

—Ang pagmamahal sa sarili ay tutoong dakila, pinakaiibig kong kapatid. Bago malugso ang aking kapalaran, ay hahayaan ko na muna ang binatang maligtas sa kanyang sarili sa mğa kamay nğ hustisya. Hindi ko nğa tatanggihang maging lady Chandon anoman ang pangyarihan.

—Nğuni t ang dalagang iyan ay tumanggi at si lord Chandon ay nagsabing wala kungdi siya lamang ang pinaparang karapatdapat sa isang kilos na yaon nğ pakikisangayon at kagandahangloob. Bukud dito, ang ibang mğa ginoo ay gayun din ang pagkukuro at si kapitan Elton ay nagsasabing ipagkakaloob niya ang kanyang kamay makilala lamang niya. ¡Anong kahalba an!

Kung gayon, magpahanggang nğayo'y di pa nalilimutan siya ni lord Chandon.

—Ipinalalagay kong hindi. Hinanğaan siya at di nililimot; datapuwa't sa banta ko'y hindi naman nagtatangkang pakasal sa isang dalagang sumira nğ kanyang kabantugan. Bukod dito, ay hindi na niya masusumpungan, at ayon sa hula nğ madla ay namatay na. Pagpipilitan kong ipalimot at kapag ako'y naroroon na sa kastilyo nğ Chandon, ay aanyayahan kitang pumaroon upang magparaang panahon sa akin; at humanap nğ kasing nababagay sa iyo.

—Maraming salamat—ang itinugon ni Matilde,—mangyayaring mauna akong makakita. Pagkatapos na makaibig na si lord Chandon nğ mğa nag-

daang panahon, ay mangyayaring hindi magkaroon sa iyo nğ gaanong pagsinta.

—Tingnan natin—ang sambot ni Verònica—Ang panahon ay malimit na magmilagro.

Nang tumindig si Verónica upang tingnan ang dibuhong ginagawa ni Azucena, ay sinabi rito:

—Talagang napakainam nğ pagkakayari, datapuwa't hindi pa lamang gaano ang nayayari, at sa banta ko'y nanğinğinig ang mğa kamay ninyo, bukod dito'y namumutla kayo. ¿Baka kayo mahihilong muli?

—Hindi po, ako'y walang anomang dinaramdam —ang itinugon ni Azucenang nagpipilit na maglakasloob.

Dinalidali ang paggawa, kaya't di na nagluat at natapos ang boskeho. Pagkakita ni Veronica, ay sinambot ang lapis bago nagwika:

—Ako'y tutulong din nğ kahi't bahagya.

Ang tanğing ginawa niya'y ang tapusin ang sombra at lagyan nğ tandang "V. D." sa isang tabi. Pagkatapos nğ gayon, ay natuwa siyang animo'y kanyang kanya ang dibuhong yaon, at aka lumapit at sinabi kay Azucena:

—Kung mapuri ni lord Chandon ang dibuho, ay ibabalita ko sa inyo ang kanyang sasabihin. Inaakala kong pupurihin niya, sapagka't napakainam nğ pagkakagawa. Talagang kayo'y may mainam na kamay, aling Margarita.

—Ikinalulugod kong ikasiyangloob ninyo—ang wínika ni Azucena.

Ito nğa'y nagsimula nang maglining sa kanyang

narinig. Ang dalawang dalaga sa bahay ay walang dahilang anoman na maghayag ng̃ kasinungalingan sa bagay na yaon, at sang̃ayon sa sinabi nila, ay di lamang sa di siya itiñatakuwil ni Adriano, kungdi di rin siya pinapalibhasa; binanggit siyang taglay ang paghang̃a at mga luha sa mata, at pinang̃anlang mahal at magandangloob.

—¡Diyus ko!—ang nasambot na bigla,—ako'y pinahatdan mo po ng̃ isang malaking aliw: hindi ng̃a pala ako pinapalibhasa ni Adriano.

* * *

Para mandin sa kanya noon naparam ang kalahati ng̃ kanyang mg̃a sakit; nawiwika niya na mabubuhay siya sa haharapin ng̃ higit ang laya, ng̃ayong nababatid niyang di siya pinapalibhasa ni Adriano. Ang pinakamatinding dusa niya ay naparam na; ikinatutuwa niyang masabi na di siya pinapalibhasa ng̃ kanyang sinisinta, at ito'y binabanggit siya ng̃ buong paghang̃a at pagmamahal Bukod dito, ay natatalaga siyang magpatuloy sa pagkukubli, upang mapatunayan minsan pa ang ¡ alagay na namatay na siya; na iniisip niyang kung malalamang buháy siya ay makapipinsala pa kay Adriano sa maningning nitong pagasa.

—Ako'y namatay nang̃a para sa kanya—ang nasasabisabing nagbubuntunghining̃a. Sa kahabaan ng̃ panahon ay malilimut pa din niya ako at liligaya siya sa ibang kandung̃an Hindi ako karapatdapat na makiharap sa kanya at hindi niya ako mabibigyang ligaya; at sa paghuhulo niyang ako'y patay na, ay

mamahalin ako at di magugunita ang aking sala, samantala kung buháy, ay lalu pang magdurusa siya sa buo niyang buhay. Salamat na lamang sa isang pagkakataon at nakita ko siyang muli at nalamang kong ako'y kanyang pinatawad.

Lumangpas kay Azucena ang kalahating araw sa isang katiwasayan ng̃ isip, na ipinagbawas ng̃ bahagya ng̃ kabalisahang kinamtan niya ng̃ mg̃a nagdaang araw. Dakilang tutoo ang naging bung̃a ng̃ katiwasayang iyan, na nang kinabukasang pagkagising niya'y itinanong ng̃ kanyang disipula:

—Maganda ka ng̃ayon, Margarita; para mandin nakipagusap ka sa mg̃a anghel.

—Oo ng̃a—ang itinugon ni Azucena,—ako'y nakipagusap sa mg̃a anghel ng̃ kapayapaan at aliw.

Anopa't ang bata ay walang gaanong kahusayan ng̃ araw na iyon, kaya't pagkaraang makapagaral sa isang saglit, ay sinabi kay Azucena:

—Ng̃ayo'y hindi ako makapagaral; ang mabuti'y magpasyal tayo sa tabingdagat.

Sinunud ng̃a ni Azucena ang kahiling̃an ng̃ bata, at sapagka't natapatan nilang malakas ang salpok ng̃ mg̃a alon, ay sinabi nito sa bata:

—Ang dagat ng̃ayon ay tutoong maalon at ang hang̃in ay malakas. Kukulubung̃an kita ng̃ aking balabal bago tayo umupo.

Nagsiupo ng̃a sila, pagkatapos na makapagayos upang pagmasdan ang mg̃a alon, na ikinatutuwa ng̃ bata tuwinang sasabog sa pangpang na taglay ang malaking ing̃ay, samantalang natitiwasay naman si Azucena sa hang̃ing yaong malinis a mahalumigmig

Nalilibang na tutoo ang dalawa, kaya't di naalumana ang dumarating na isang maginoo. Si Clara, na siyang unang nakakita, ay nagluksong tumatakbo hanggang sa kinadoroonan ng naturang maginoo.

—Kapatid ko—ang winika,—ang kapatid kong si Alberto.

Kinalong ang bata ng maginoo, at matapos na mahagkan, ay nagwika:

—¿Anong ginagawa mo rito, Clarita? Nang kita'y mamalas, ay wala akong akala kungdi isa kang sirenang nanggaling sa dagat.

—Naparito kaming magmasid ni Margarita ng mga alon, ang itinugon ng bata.

Ipinaku ni Alberto Dartel ang kanyang titig kay Azucena, na ikinukubli mandin ang malalim na damdaming nilikha sa kanya ng kaakitakit na anyong yaon. Nagalis ng sumbrero at hinarap na muli ang kanyang kapatid na bunso, bago sinabi dito:

—Kinakailangang ipakilala mo ako.

—Ako'y walang kaalaman kung papaano ang pagpapakilala—ang itinugon ng batang nakatawa,—nguni't ito'y si Bbg. Nolte, at ito nama'y ang kapatid kong si Alberto.

—Napakabuti niyang ginawa mo—ang nakangiti ring ipinakli ng kapatid na lalaki,—at ngayon, kung gustu mo, ay uupo rin ako dito.

—¿May itatanong ka ba kay Margarita?—ang sambot ng bata.

—Aling Margarita—ang winika noon ng binata—¿ipahihintulot ba ninyo na ako'y umupo rin dito?

—Si senyora Dartel po ang inyong tanungin. Sangayon po sa mga bilin niya sa akin, ay tanging i lamang dalawa ang dapat na lumagay dito.

kamAng katugunan ay maliwanag, datapuwa't si Alberto Dartel ay hindi karakarakang nabalino; at kahima't di nangahas na maupo, ay hindi naman nagbalik sa kanyang pinanggalingan, kungdi pinagpilitang makipagusap sa dalagang tagapagalaga, na ang mukhang mapanglaw ay nakabibihag ng labis at labis.

—¿Alin po ba ang dahilan ng kung bakit at di ko kayo agad nakita, aling Margarita?

—Hindi ko po masabi sa inyo—ang itinugon niyang namumula.—Marahil po ay sapagka't ang bahay na tinitirahan ninyo'y hiwalay doon sa kinadoroonan ko.

—Nalalaman ko nga po na si Clara ay may isang tagapagalaga —ang patuloy ni Alberto,—datapuwa't hindi ko po nalalamang... ¿Kayo po ba ay napaparirito tuwing umaga?

—Oo—ang sambot ng batang nakikisabad sa paguusap,—napaparirito kami tuwing umaga, sapagka't ikinalulugod namin ang mga alon.

—Iniibig kong ako'y maging alon—ang sambot ni Alberto, na taglay ang isang tawang matapat at magiliw, na ikinaparam ng lahat ng sukat ikapaghinala sa kahulugan ng kanyang pangungusap.

Inusisa siya ng batang taglay ang makabatang panggigilalas:

—¿Bakit, Alberto?

—Sapagka't minamahal ko kayo.

—Ako'y ginugusto mo kahi't hindi maging alon ang sambot ng̃ batang niyayakap siya.

—Oo, sapagka't ikaw ay isang batang napakabuti,—ang itinugon ng̃ kapatid, na inaamo ng̃ buong giliw, na siyang ikinaparam ni Azucena ng̃ pagwawalangtiwala.

Si Alberto Dartel ay isang binatang matangkad at mabuting tikas; magandang pagmumukha, na nagbabadya ng̃ pagkamatapat; ang kanyang mg̃a mata at bibig ay may isang likás ng̃ kabutihan, na nagpapadilag pang lalo sa kanyang mukha. Mula na noon ay nagkaroon si Azucena ng̃ simpatiya sa binata, hindi lamang sa kabutihan ng̃ mg̃a likas na tinataglay, kungdi sa dahilang kaibigan ni Adriano, na alam niyang pinuri siyang di miminsan, nito kahima't inaakala niyang di karapatdapat; at kung sakaling pinang̃ing̃ilagan niyang maulit na muli ang gayong paguulayaw, ay sapagka't ibinabawal ng̃ wasto niyang bait at kaselang̃an.

# XXXIII

MALABIS na tutoo ang damdaming nilikha ni Azucena kay sir Alberto Dartel; at kahima't nagpapasyal siya sa tabi ng̃ dagat, ay di niya masunduang doo'y matagpuan ang dalaga. Natatalastas nito, na hindi gustu ni senyora Dartel na makisalamuha siya sa mg̃a panauhin, lalu't higit sa kanyang anak, kaya't pinagsisikapan niyang ilagan ang lahat ng̃ pagtatagpo na mangyayari. Hindi rin kaila kay Azucena, na kung manglalagi siya sa pakikiulayaw kay sir Alberto, ay di malayong magbalita kay Adriano ng̃ tungkol sa kanya, at magyayaring pati nito'y mithiing makipagkita ó makipagkilala sa kanya; at sa kalagayan niyang tinatawid ay di niya ibig na makita siya ni Adriano, gayun din ng̃ tanang pinakamamahal niya sa mundo.

Si Alberto Dartel ay di mapakali dahil sa pagnanais na makitang muli yaong dalagang pumukaw sa kanyang loob; at nang mapagisip niyang walang mapagsasapit ang gayon niyang paghahanap ay nagbago siya ng̃ panukala. Nahalata niyang malabis ang pagibig ni Clara sa kanyang tagapagalaga at halos magkasama silang dalawa sa maghapon; kaya't na

paghulu niya na kung saan naroroon si Clara ay naroroon din naman ang dalaga. Nagpasya siyang magsipagpasyal silang lahat sa parke ng Brecton, at dahilanin niyang mabuting isama doon si Clarita upang makakita ng ilang napakagagandang sisne roon. Ang ganitong diwa ang siyang namahay sa kanyang isip, at minsang nagpapasyal sila ni lord Chandon, ay nawika nito kapagdaka:

—¿Ano ang nangyayari sa inyo? kailanma'y di ko kayo nakitang palaisip na tulad ngayon.

—Mangyayaring ang sanhi po ng ganito ay nasa katuwiran. Nakita ko po ang isang mukhang napakaganda at kaakitakit na siyang di ikapalagay.

Isa sa mga katangian ni lord Chandon ay di marunong magpawalanghalaga sa mga bagay sa pagibig. Dahil dito ay nagwikang taglay ang tinig na magiliw.

—Iyan ang isang kasamaang walang lunas. Nalalaman ko rin po ang kahulugan ng ganyan.

—Ang bagay po—ang patuloy ni Alberto,—ay ang aking kapatid na si Clara ay may isang dalagang tagapagalaga na ang ganda'y pangbihira. Ayon po sa akala ko, ay malaking tutoo ang pagiingat sa kanya ng aking ina, upang huwag makisalamuha; datapuwa't ako po ay natatalagang makita siyang muli.

—¿Saan po nasasalig iyan?—ang tanong ni lord Chandon.—Ang ngayon ay isang kapritso lamang, bukas naman ay mangyayari pong maging isang Lilig na napakalaki. ¿Sa anong dahil at ibig ninyong mangibig gayung di kayo mangyayaring pakasal?

—Ang natutungkol po sa pañgiñgibig ay may katuwiran kayo—ang saad ni Alberto,—datapuwa't aywan ko kung ano ang sanhi at hindi ako mangyayaring pakasal. Siya'y maganda, may mabuting turo at nagtataglay ng̃ lahat ng̃ kilos ng̃ isang dakilang binibini.

—Subali't mangyayaring hindi maging uri ng̃ isang giliw na kinakailangan ninyo—ang pahiwatig ni lord Chandon,—at inaakala ko po na mabuti ang huwag ninyong pansinin ang tagapagalagang iyan. Ang matutuwid na landas ang siyang lagi nang karapatdapat.

—Kayo'y lagi na lamang sa katuwiran at kamahalan—ang ipinakli ni Alberto. ¿Gaano ang pagmimithi kong makita kayong higit ang kaligayahan!

—Pinasasalamatan ko kayo sa mabuti ninyong hañgarin, datapuwa't nañgañgamba ako na di mangyari kailanman. Ako'y mabubuhay sa takda ng̃ katalagahan, at matututo akong manuparan ng̃ aking mg̃a tungkuling pagkalalaki at pagkamaginoo, datapuwa't ang kaligayahan ko'y naglaho nang mawala ang aking sinisinta.

—Talaga ng̃a po na isang tunay na kapahamakan—ang ipinakli ni Alberto.

—Hindi ko po gustong magunita—ang patuloy ni lord Chandon,—datapuwa't ibig ko lamang na magsilbing paparisan sa inyo, at ang isa ko pang maipaliliwanag sa inyo: na kapag nabuksan na sa inyong puso ang umibig sa isang babae, ay mahirap nang malimutan.

Ilang araw pa lamang nakalilipas ang paguusa-

pang yaon, ay nalimutan na ni Alberto ang mğa payo ni lord Chandon, at nang makaulayaw nğ kanyang ina, ay itinanong dito.

—¿Ano po ang dahil at si Clara'y di lumalabas kailanman sa salon?

Sa malaking pagmamal ni senyora Dartel sa kanyang anak, ay tinugong taglay ang paggiliw nğ anya:

—Lalabas siya dito, kailanpama't gugustuhin mo, pinakaiibig kong Alberto.

—¿At ano po ang naging sala nğ tagapagalagaupang di anyayahang lumabas sa salon?

Pagkarinig nito ni senyora Dartel, ay nabalisa kaya't nawika sa sarili na marahil ay nakita siya ni Alberto at nagustuhan nito.

—Isa sa pinagkasunduan namin nğ tagapagalaga, —ang winika sa kanya,—na hindi lalabas kailanma't may mğa panauhin.

—¿Bakit po ganoon?—ang usisa nğ binata.

—Hindi nğa karapatdapat kung sa bagay, anak ko; datapuwa't walang pagsala marahil na ikasasama nğ loob nğ iyong mğa kapatid na dalaga, kung sila'y bibigyang ligalig tungkòl sa kanilang pinapanukala.

—Nalalaman ko na po—ang winika ni Albertong nagtatawa.—Sapagka't maganda, ay kung kaya ibig na parisahang iligpit sa kapisanan.

—Dahandahan lamang ang salita, sapagka't maririnig ka nğ iyong mğa kapatid na dalaga. Sabihin mo sa aking ¿paano mo nalamang maganda siya?

—Nakita ko po isang umaga sa tabingdagat, at sa tapatan pong sabi, ay nararapat kong ipahayag sa inyo na bihibihira akong makakita ng̃ isang mukhang napakagandang tulad niya. Bukud po dito, ay maselang na lubha.

—¿Paano mo nalamang maselang?—ang tanong ni senyora Dartel, na nababalisa ng̃ labis.

—Sapagka't sinabi po sa akin na ninanasa ninyong siya'y lumigpit, at mula nang̃a po noon ay di ko na muli pang nakita.

—Isang dalagang napakabait—ang winika ni senyora Dartel, at ibig ko sanang parisan mo ang kanyang halimbawa. Talos kong mahihina ang puso ng̃ lalaki sa magaganda, kaya't nang̃ang̃amba ako na ikaw ay mang̃ibig sa kanya. At ang isa pa, ang mg̃a kapatid mo ay walang gusto sa kanya, at kung kanilang mabatyag iyan, ay paaalising walang sala.

—Sa aking pagkakita—ang ipinakli ni Alberto, —ay napakaselosa ng̃ aking mg̃a kapatid na kapara ng̃ ibang mg̃a babae.

—Maiba ako ng̃ sabi—ang saad ni senyora Dartel: —sabihin mo sa akin kung si Veronica ó si Matilde ay may pagasa hinggil kay lord Chandon.

—Bahagya man po ay wala—ang itinugon ni Alberto.—Nang anyayahan ko pong pumarito, ay akala ko'y maaaliw ko siya; datapuwa't nahalata kong walang lunas na talaga.

—¿Ano ang dahil?—ang usisa ni senyora Dartel.

—Ang dahil po ay sa pagibig niya doon sa matapang na dalagang si Azucena Vogán. Sinasabi niyang hindi mangyayaring siya'y makaibig pa sa iba.

—Ang akala ko'y ipinalalagay na siya'y patay na.

—Gayun nga po ang palagay sa kanya, ang itinugon ni Alberto.

—Inaakala mo kaya na kung matagpuan ay pakasalan.

—Hindi po mapagaalinlanganan, kung gugustuhin ng dalaga.

—¿Kailanma't sa ilalim ng ginawang malaking eskandalo?—ang biglang sambot ni senyora Dartel.

—Wala po namang gaano kalaki—ang itinugon ni Alberto na taglay ang katiwasayan.

—Kung gayon,—ang winika ni senyora Dartel, na nagbubuntun ghininga,—kung sa pagkukuru mo'y walang maaantay sa kanya ang sinoman sa dalawa mong kapatid, ay ayoko nang magtagal pa ng gaano ang kanyang pagtira dito.

Tinugon ni Alberto ang ganito, na taglay ang isang tawang di ikinalugod ni senyora Dartel, at saka nagpatuloy ng anya:

—¿Ano po ang gagawin?—Hindi ko po kasalanan. ¿Ikaaaliw kaya ninyo kung sabihin ko na si D. Ricardo ay pinatunayan sa akin kahapon na kailanma'y di siya nakakita ng isang kamay na napakainam na gaya ng sa kay Matilde.

—¿Tutoo ba?—ang sambot ni senyora Dartel, —sa tingin ko ay may gustu rin sa kanya si Matilde.

—Wala po akong ninanasa, kungdi ang sila'y magsabi sa inyo—ang winika ni Alberto.—Bukud po sa rito, ay narito na si kapitan Elton na ka-

tiyap kong maglaro ng bilyar, ¡Diyan muna kayo, nanay!

Kung inaakala ni senyora Dartel na nalimutan ng kanyang anak si Bbg. Nolte, ang gayo'y isang pagkakamali, sapagka't nang magkaroon ng isang pagkakataon, ay winika sa kanya:

—Maluat nang ibig kong sabihin sa inyo na tayong lahat ay magpasyal sa parke ng Brocton, at tu'uy dalhin natin si Clarita upang makita ang dagatdagatan at mga sisne roon. Ipinalalagay kong isasama rin ninyo ang tagapagalaga; sapagka't sa banta ko'y isang kalupitan ang siya'y pilitin lagi na sa bahay. Ipinangangaku ko sa inyong hindi ko kakausapin, ó titingnan man lamang, maliban kung kinakailangan.

Ginanap nga ang minimithi ni Alberto; datapuwa't kinabukasan, nang matapos na ang mga paghahanda sa pagpapasyal, ay di nasumpungan ng binata ang kanyang minimithing makita noon. Kinausap nga ang kanyang ina sa pinto ng sasakyan at itinanong:—

—¿Nasaan po si Margarita?

—Pinakaiibig kong Alberto—ang itinugon ni senyora Dartel ng mahina;—talaga ngang napakasel'an ni Margarita. Nang kausapin ko tungkol sa pagpapasyal at sabihin na iyong minimithing sumama sa atin, ay tumanggi ng lubusan, at idinagdag pang sabi na siya'y aalis kung pipilitin. Kaya't hindi na ako kumibo.

Sa ganitong pangyayari ipinatuloy ang pagpapasyal sa parke ng Brocton, na di man nasun-

duan ni Alberto ang kanyang tinatangka; subali't si Veronica ay matuwangtuwa dahil sa ginustu ni lord Chandon na doon tumabi sa kinadoroonan ng mga babae sa halip na mangabayo na tulad ng mga lalaki.

---

## XXXIV

ITO nga, sa dikawasa, ang isang araw na ako'y napagisa—ang nawika ni Azucena, pagkarinig ng ingay ng kotse at ng mga kabayong lumalayo.—Maluat nangang hindi ako makapagisip ng matiwasay sa aking sarili

Sa kaguluhan ng mga pistahan ay humalili naman kapagdaka ang katahimikan sa kastilyo. Nang simula'y sumaksak sa loob ni Azucenang libutin ang buong bahay upang hanapin ang mga bagay na mangyayaring naiwan ni Adriano. Datapuwa't matapos na makapaglining ay naisip niyang hindi dapat isagawa ang gayon.

—Hindi nga bagay mabuksang muli ang aking mga sugat na di pa nababahaw—ang winika. Walang mabuti kungdi ang umalis ako ng bahay upang huwag matukso. Paroroon akong magdadala ng isang aklat sa tabingdagat. at dito'y walang sa aki'y gagambala.

Noo'y isang marikit na araw ng abril, maliwanag

at katamtaman ang lamig; at ang simoy ng hangin ay banayad, at ang langit, gayun din ang dagat, ay nagpapamalas ng isang bughaw na kulay, na tutoong di karaniwan sa mga pook na iyon Pinili ni Azucena ang aklat na lalu niyang ginugusto sa maliit na biblioteka, at nang makapanaog ay nagtungo sa isa sa mga landas ng parke hanggang sa tabingdagat. Pagkatapos na makapagliwaliwa ng isangdali sa tabi ng dagat, ay umupo sa isang dakong nakukubli, na inaakala niyang doo'y walang makakikita sa kanya.

—Talagang isang kapalaran—ang nasasabi niya, —at hindi nagpilit ng gaano si senyora Dartel na isama ako sa pagpapasyal ng mga panauhin, sangayon sa kahilingan ni D. Alberto; gayun din, ako'y nagpapasalamat sa Diyos, sapagka't madali silang magsisialis na lahat upang magtungo sa Londres. Wala nanga akong mga pangamba at kagiklahanan kung magkagayon.

Wilingwili siya sa kanyang mga ginugunita, nang giklahin siya kapagdaka ng isang anino; at paglingon sa kabila ay nakita niyang kaharap siya ng isang lalaking taglay ang isang mukhang nanggigilalas, na nagwika ng:

—¡Bbg. Vogán! ¿Tunay kaya?

—Isang iniimpit na sigaw ang naibulalas ni Azucenang nagtitindig, na minamasdang mataimtim ang di niya inaantay na liligalig sa kanyang katiwasayan. Madali niyang napagsino: dili iba't si Gustavo mahal na lingkod ni lord Chandon. Namutlang labis si Azucena at nanginig ang buong katawan, saman-

talang hindi pa nakapaghuhusay nğ natitilihang loob ang naturang lingkod; kaya't sa di maulatang pagkagulo nito ng diwa ay nagwika:

—¡Bbg. Vogán! ¿Kayo nğa po baga?

—Ako nğa at dili iba ang si Azucena Vogán—ang winika niyang itinutungo ang ulo.

—Bbg. Vogán—ang saad kapagdaka ni Gustavong nagpupugay; kaming lahat ay naghahakang kayo'y patáy na.

—Ganyan nğa ang ibig kong mangyari; at huwag mong sasabihin kanginomang ako'y buháy, Gustavo. Isinasamo ko sa iyong huwag sabihing ako'y iyong natagpuan.

—Hindi ko po matutupad iyang ninanasa ninyo—ang itinugon nğ kausap—ang panğinoon ko po ay magagalit sa akin, kung kanyang malaman.

—Maawa ka sa akin, Gustavo—ang sambot ni Azucenang nagmamakaamo.

—Kung batid lamang ninyo ang tiniis na dusa nğ panğinoon ko—ang itinugon nğ lingkod,—ay hindi ninyo isasamu sa akin ang ganyan. Mapatutunayan ko sa inyo, na bahagya nang manğiti siya mulang kayo'y mawala; ang lahat niyang pagasa sa katiwasayan, ay naparam at ginugol ang maraming yaman sa paghanap lamang sa inyo. ¿Sa lagay na ito'y paano ko mapaiirugan ang inyong gusto?

—Sapagka't hindi mo nalalaman ang nangyari.

—Hindi ko po naman nais na malaman—ang ipinakli nğ lingkod,—datapuwa't ang nalalaman ko'y ipagkakaloob nğ aking panğinoon ang lahat niyang yaman masumpunğan lamang kayo; at hindi nğa ako

matuturing na isang tapat na lingkod kung ipauubaya ko siyang magdusa, gayung batid kong dahil sa inyo'y liligaya siya.

—Namamali kang tutoo sa pagasa mong maliligayahan ang iyong pañginoon kung iyong sabihing ako'y nakita mo. lalung mabuti ang manatili siya sa paniwalang ako'y patáy na. Huwag kang magalinlañgan na kung iyong ikukubli ay siyang lalong mabuti, sapagka't kung sasabihin mo ay lalong mag uulol ang kanyang dusa.

—Sa palagay ko'y kayo ang namamali—ang ipinakli ng̃ lingkod na gagalawgalaw ang ulo.—Kung nakita lamang ninyo ang pañginoon ko nang kayo'y mawala, disi'y wiwikain ninyong may katuwiran ako.

Pagkakita niyang hindi pahinuhod ang lingkod, ay naghari kay Azucena ang isang pagkawala ng̃ pagasa, kaya't pinagpilitan niyang takutin ng̃ ganito:

—Ayaw mo akong sundin; subali t ng̃ayon ay sinasabi ko sa iyo na kung di ka makikinig sa akin ay di kita patatawarin kailanman; at kung magpipilit kang ako'y sabihing buhay, ay dagli akong mawawala dito at sinoma'y di na muling makasusumpong sa akin.

—Tutoo pong tutoo, binibini, na hindi ko malaman ang gagawin ko—ang itinugon ng lingkod na di magkamayaw.

—Binibigyan kitang panahon upang makapagisip —ang winika ng̃ dalaga,—ng̃uni't isang bagay ang ipang̃ang̃aku mo sa akin, na ito'y wala kang anomang ibabalita sa iyong pañginoon na di mo muna ipagbibigayalam sa akin.

—Maaasahan po ninyo, binibini—ang saad ni Gustavo.

—Maraming salamat sa iyo kung gayon. Marahil ay di na ako magkakaroon ng̃ palad na makita kitang muli; datapuwa't maisusulat mo sa akin ang iyong magiging pasya. Nalalaman ko na dito'y tinatawag ako na si Margarita Nolte.

—Gagawin ko pong kapara ng̃ inyong tagubilin—ang ipinan'ako ng̃ lingkod.

---

## XXXV

WALA ng̃ang kamalaymalay si Azucena at si Gustavo na sa kanilang katatapos na paguusap ay nasubukan sila ng̃ isang mapanibughong babae.

Si Catalina Mansfield, isa sa mg̃a alilang babae ni senyora Dartel, ay naninintà kay Gustavo; at sapagka't siya ang pinakamaganda sa kanyang mg̃a kasama, kaya't mapagmalaki.

Si Gustavo na isa sa may mabuting tindig ay di pa nakahahalata na iniibig siya ng̃ dalagang lingkod; samantalang ito'y walang hinahanap maliban sa isang pagkakataon upang makapagpahiwatig.

Si Gustavo ay nakaisip ding kaparis ni Azu-

cena na magpasyal sa tabingdagat; at pagkakita sa kanya ni Catalina na umalis, ay nagtatakbo ito sa kanyang silid upang magayos ng kaunti, nagsumbrero, kinuha ang balabal at saka sumunod sa pinatunguhan ni Gustavo Naglakad siyang maluat-luat sa mga landas ng parke at ng tabingdagat na lilingaplingap sa lahat ng sulok, nang sa kaginsaginsa'y marinig ang mga boses, at matapos na mapakinggan ng mataimtim, ay nakikila niyang kay Gustavo at kay Azucena.

Lumapit na dahadahan, at kahima't hindi niya nalining ang pinaguusapan, ay namalas niya ang dalawang naguusap ng buong sigla.

Ito'y naging sanhi upang ipagdalang galit sa paninigbugho.

Nagbalik nga sa bahay, na hanggang maghiganti sa kanyang ipinalalagay na isang paghalay.

—Malabis nangang tutco ang ginagawang pagapi sa akin ng mga tagapagalaga—ang said na bahagya pa lamang nakapanunumbalik sa kanyang kusinang ginagawan.—Titiisin ko kung sa talagang mga senyora, datapuwa't hindi kung doon sa nagmimithi kahima't di karapatdapat.

Si Maria King na may malaki nang pagmemahal kay Azucena, ay tumugon kapagdaka:

—Masasabi mo ang gustu mong sabihin, subali't si Bbg Nolte ay isang tunay na binibini. Ako'y higit na nakaw watas kaysa iyo.

—¡Isang binibini!—ang pahimutok ni Catalinang nanunuya.—Ang mga binibini ay di nakikipagtagpo sa mga lingkod, na kapara ng ginagawa ng

inayong si Nolte. Nakita ko siya sa parke, na gusut pa mandin ang buhok, na kaulayaw ni Gustavo, na nagsasalita at nagkukukumpas; ito'y di ko palalampasing di sabihin kay senyora Dartel.

Samantala nama'y umuuwi rin si Gustavo ng bahay na nagiisip ng malalim.

Nawiwika niya sa sarili, na marahil ay may isang lihim na hindi niya natatatap; sa madaling sabi, ay maipalalagay na nalalaman ni Bbg. Vogán ang kanyang sinasabi kaya't dahil dito ay kinakailangang tupdin niya ang kanyang pangako na ipagbigayalam kay Azucena ang magiging pasya.

Bukud dito, ay sumapit sa mga tainga niya ang ilang bulungbulungan sa pagsisintahan ng kanyang panginoon at ng isa sa mga dalaga sa bahay; na ito'y isang katuwiran pa upang magantay na ang bagay na ito'y mapatutohanan.

Ikinaliligalig niyang tutoo ang bagay na ito, bahagya nang mapansin ang nangyayari sa kanyang paligid; hindi niya nahalata na ang mga katugunan ni Catalina sa kanyang paguusisa ay pawang paangil at patuya, at di rin nawatas ang mga paimbabaw na salita nito. Sa wakas, pagkakatapos ng malabis na pagiisip ay nagwika:

—Ang pagaantay ay inaakala kong hindi makapipinsala. Ako'y susulat kay Bbg. Vogán na ngayo'y iingatan ko ang lihim kahiman lamang hindi ko pa siya nakakausap.

Kay Azucena naman ay parang pinaguusig siya lagi na ng masamang kapalaran. Para manding ang kastilyo ng Hulmes sa kanya ay isang ma-

tibay na kuta, at sa likod niya sumunod si Adriano; pinagsikapan niyang mulang dumating ito, na ilagan ang lahat ng pagtatagpo; tinanggihan niya ang mga pagpapasyal sa tabingdagat upang huwag na makaulayaw na muli si Alberto at pagkatapos nito ay di siya nakailag na di matagpuan ni Gustavo, na hindi na niya halos naalaala. Ngayo'y ito ang katabitabi ni Adriano, na siyang pinangangambahan niyang labis.

—Salamat na lamang at marangal at manunupad sa kanyang pangungusap—ang nawiwika niya. —Bago niya sabihin sa kanyang panginoong ako'y kanyang nakita, ay ipagbibigayalam muna sa akin at kung magkagayon ay paroroon ako sa Inglaterra, sapagka't dito'y wala akong pagtataguang mabuti.

Ang nalalabing araw ay sinamantala niya sa paglisip sa kanyang pinapanukalang paglalakbay; na nawiwika niyang sa Inglaterra sa ganang kanya'y mahirap na kakitaan ng tutulujan ng panatag.

Si doktor Charles na kaisaisa niyang kaibigan ay siyang nakaaalam ng kung saan siya nababagay tumungo at makatutulong na humanap ng isang mapapasukan niya sa isang bayang malayo.

Kinakailangan ngang sulatan niya noon din at sabihin na hindi siya naliligayahan sa tahanang yaon, at ibig niyang maglakbay—bayan sa paghanap ng katiwasayan na sa kanyang sariling bayan ay di niya masumpungan.

Gabi na nang kanyang marinig ang ugong ng sasakyan at ng mga kabayo, na nagpapakilalang

ang magaanak ay nagsiuwi nang kasama ang mga panauhin sa kanilang bahay.

Si Veronica'y masamangmasama ang ulong umuwi. Maghapon niyang nakapiling si lord Chandon, subali't di niya nasunduan ang kanyang ninanasa.

—Marahil ay hindi ako gaanong maganda upang magustuhan niya—ang nawiwika niya,—ayon sa sinasabi, ang dalagang yaong nagtanan ay napakaganda.

Ang naging hangga ng ganitong kuró niya ay ang magkaroon ng galit sa lahat ng magagandang babae; at sa gitna ng pagkagulo ng kanyang diwa ay saka naman ibinalita ni Catalina ang nakita nito sa parke.

—¿Anong sinasabi mo sa akin?—ang biglang sambot na nagagalit —¡Si Bbg. Nolte ay kaulayaw ng isang lingkod! ¿Hindi ka ba namamali?

—Hindi po, binibini—ang itinugon ng alila.—Sisilasila po ang naguusap sa parke ng may kalahating oras, at kahima't di ko narinig ang pinaguusapan, ay namalas kong ang dalaga'y balisangbalisa, na lugay pa mandin ang buhok, at nagsasalitang taglay ang pagsamo. Inaakala ko po na tungkuling kong ipabatid sa inyo.

Kahima't pinatutunayan ni Catalina ang natutungkol sa pangyayari, ay di rin lubos na naniniwala si Veronica; datapuwa't dagling sumagunita niya ang isang diwa, na likha marahil ng panibugho.

Hindi niya inaakalang makikipagibigan si Bbg.

Nolte sa isang lingkod, datapuwa't ¿hindi kaya ang pakikipagusap nito ay habilin ng kanyang panginoon? Nararapat ngang siyasatin

—Titingnan ko siya—ang sinabi kay Catalina.

Madalingmadali ngang nagtungo sa silid ng tagapagalaga; anopa't pagdaraan sa koredor, ay ikinasiya na ang nakita niya upang maging saksi sa kanyang pagsisiyasat.

Nang mga sangdaling yao'y lumalapit si Gustavo kay Azucena, at taglay ang isang malaking pagpipitagang iniabot ang isang sulat.

—Ito ang isang katunayang di mapagaalinlanganan—ang nawika ni Veronica —Tingnan natin kungdi magagawan ko ng wakas ang ganitong nakagagalit na mga kagagawan.

# XXXI

SA umagang maliwanag at kalugudlugod ng araw na iyon ay humalili ang isang hapong maulap at mapanglaw, at gumagabi na ng lumitaw ang mga palatandaan ng isang bagyong masasal. Hinahampas ng ulan ang mga bintana, ang ingay ng mga alon, kasama ang malakas na hihip ng hangin, ay lumilikha ng isang ugong nanakatutulig, at nang bumabang mabuti ang lagay ng panahon, ay nagutos si senyora Dartel na painitan ang kanyang kuwarto, at magdala roon ng isang tasang tsang mainit upang mabawi ang mga kapaguran niya ng araw na iyon.

Nakaupu siyang mabuti sa isang silyong hawak ang isang bagong nobela, nang kaginsaginsa'y sa papasok si Veronica sa silid, na taglay ang matinding pagkabalisa.

Isinukal ng loob ni senyora Dartel ang ganitong pagkabalam ng kanyang katahimikan; at dagling sinapantaha niyang may nangyaring kaunting sigalot, at wala ngang bagay siyang ipinangangamba na gaya ng mga sama ng loob ng kanyang mga anak na dalaga.

—¡Nanay!—ang pahimutok ni Veronicang nanĝanĝapos ang tinig;—marapatin sana ninyo akong pakinggan. Hindi pa nalulustang hinamak ninyo ang aking mĝa payo; nĝuni't umaasa akong wiwikain ninyong ako'y may katuwiran, subali't gahol na marahil nĝayon sa panahon.

Ipinatong ni senyora Dartel ang aklat sa mesa, bago napabuntunghininĝa nĝ malalim.

—¿Ano ang nangyari?—ang kapagkarakang usisa.

—Ang nangyari po ay walang iba kungdi yaong lahat na naipagpauna ko na. Ang inyong tagapagalaga ay nakatuklas nĝ paraan upang makaulayaw si lord Chandon.

—Namamali ka, sapagka't ako'y may mĝa dahilang sukat ikasiyangloob sa kaugalian ni Bbg. Nolte. Hindi ko pa nĝa nasasabi sa iyo, subali't ang katutohanan ay, salamat sa iyong pagiingat at nailagang si Alberto'y di makagawa nĝ isang kaululan.

—Ang mapatutunayan ko sa inyo, ay isa siyang mapagkunwari lamang, at kayo'y dinadaya sa pamamagitan nĝ kanyang pakitangtaong hinhin at kaselanĝan.

—Sabihin mo nĝa sa akin, kung ano ang pinagsasaligan niyang akala mo.

—Kung kahapon po ay di sumama sa atin, na sa palagay ninyo'y isang kaselanĝan, ay sapagka't may tangkang makipagusap kay Gustavo, na lingkod ni lord Chandon. Nakita siya ni Catalina na nakikipagusap nĝ higit sa kalahating oras sa parke;

at sapagka't ang turong taglay ni Bbg. Nolte ay malayong ipaghinalang makikipagibigan siya sa mga lingkod, kaya't sa palagay ko po ay di mapagaalinlangānang ang pinagusapan nila ay tungkol sa tagubilin ni lord Chandon.

—Mga kagagawan lamang ng alila iyan—ang ang winika ni senyora Dartel.

—Hindi po iyan lamang, nanay—ang patuloy ni Veronica.—Maniniwala kayo marahil sa akin kung sasabihin ko sa inyo, na pagdaraanan ko sa koredor ay nakita ko si Gustavong lumapit ng mapitagan kay Bbg. Nolte at iniabot dito ang isang sulat; na umalis na madali pagkatapos na makapagbigaygalang.

—¿Ikaw ang nakakita niyan?

—Ako po at walang iba, kaya't dapat ninyong malaman na hindi ako nagaalinlangan na tungkol sa sulat ni lord Chandon at ni Margarita. Inaakala ko, na dahil dito, ay mangyayaring ipagsumbong naming magkapatid sa inyo na palayasin ninyo sa bahay.

—Sisiyasatin kong madali ang katutohanan niyan, at kung makita kong maysala, ay aking palalayasin. Ipatatawag ko.

Binatak ni senyora Dartel ang tali ng kampana, at ipinagutos sa utusang lalaki, na nasok kapagdaka, na tawagin si Bbg. Nolte. Samantala naman ay sinabi sa anak:

—Ito'y isang bagay na napakabigat, Verónica. Lagi nang sinasalita sa atin ni Alberto si lord Chandon na isang ganap na maginoo; na marahil

ay malayong makipagibigan sa bahay ng ibang tao, lalu't higit sa isang yaya lamang.

—Mangyayari po na kilala na siya ni Bbg. Nolte bago dumating dito—ang ipinakli ni Verónica.

—Sinabi ko na sa iyo na siya'y mayroong kaunting hiwaga sa pagkatao ancpat hindi ko masiguro na magiging isang mapagsapalaran.

Pagkaraan ng ilang saglit ay nanasok na si Azucena sa silid, na wala sa loob ang nangyari, at sa taglay niyang mukhang matiwasay at walang malay, ay nagiging saksi ng kabulanaan ng paratang.

—Bbg. Nolte,—ang winika ni senyora Dartel:—kayo'y ipinatawag ko dahil po sa isang bagay na napakabigat. Ako po kung sa bagay ay nasisiyahang tutoo sa inyong kaugalian; datapuwa't ngayong ngayon lamang po ay nabalitaan ko ang isang pangyayari na marahil ay ipagtatapat ninyo sa akin. ¿Tutoo po ba na kahapon ay matagal kayong nakipagulayaw kay Gustavo, na isa sa mga lingkod ni lord Chandon?

Nahalata ni Veronica na ang dalaga'y dagling nabalisa at walang malamang isagot

—¿Tutoo po ba?—ang usisang muli ni senyora Dartel.

—Isa pong pagkakataon lamang,—ang itinugon ng dalagang naninilin sa mesa.

—Sa isang pagkakataon ay hindi dapat makipagusap ang isang dalagang pormal sa isang lingkod sa loob ng isang oras,—ang idinugtong ni Veronica.

—¿Inaamin po ninyo ang pangyayari?—ang ulit ni senyora Dartel.

—Inaamin ko po—ang sambot ng dalagang taglay ang matiwasay na kalooban.

—Dinaramdam ko po, kung sa bagay,—ang patuloy ni senyora Dartel;—datapuwa't hindi po ito ang lahat kong itatanong sa inyo. Sabihin ninyo sa akin, gayun din, kung tutoo nga na ang naturang lingkod ni lord Chandon ay nagabot ng sulat sa inyo.

Si Azucena na sa mga gangdaling yao'y natatalagang ipaubaya ang tahanang yaon, at nagdaramdam na masakit sa gayong pagsisiyasat, ay tumugong taglay ang pagmamalaki, ng anya:

—Inaakala ko po na di ko tangkuling sagutin ang mga katanungang iyan.

—Wala naman talagang kailangang sagutin pa ninyo, sapagka't ako ang siyang nakakita,—ang ipinakli ni Veronica.

—Dinaramdam ko pong labis ang ganitong pangyayari,—ang saad ni senyora Dartel.—Sa pagkaalam kong kayo'y may mabuting turo, kaya't di ko nga inakalang makikipagibigan sa mga alila, at hindi ko naman maipalalagay na kayo'y nakikipagsulatan ng lihim sa isang taong magpahanggang ngayo'y pinagpipitaganan namin, na si lord Chandon.

Ito ang isang dagok na di inaantay na mangyari ni Azucena.

—Makapaniniwala kayo sa akin na hindi tutoo —ang pahimutok ni Azucenang kalong ng malaking lumbay.—Kailanma'y di po ako nakita ni lord Chandon... sa madaling sabi'y hindi niya nalalaman.

¡Diyus ko! ¿Ano kaya ang sasapitin ko?

Gayun na lamang kalaki ng kaguluhan ng loob ng kulangpalad na si Azucena, magmulang marinig niyang pinaguusig ang natutungkol sa pagsisintahan niya at ni lord Chandon. Dagling napansin ni Veronica, kaya't paglapit sa kanyang ina, ay sinabi dito:

—Nakita na ninyo na ako'y di nagkamali.—Ang pagkagulo ng loob niya, ay tanda ng sala.

—¿Ayaw ninyong aminin na nakikilala ninyo si lord Chandon?—ang usisang muli ni senyora Dartel.

—Wala po akong tinututulang anoman sa inyo,—ang itinugon ni Azucenang nagpipigil ng matinding damdamin. Natatalaga siyang ipaubaya ang tahanan at tumakas na madali.

Si Verónica'y nagwikang muli sa kanyang ina:

—Inaakala ko na iyang narinig ninyo'y sapat nang maging katunayan.

—Sa banta ko'y nalimutan ninyo ang mga tungkulin itinagubilin ko sa inyo,—ang winika ni senyora Dartel kay Margarita,—Bukas ay kakausapin ko si lord Chandon at samantala'y magagawa na ninyo ang pagbabalot upang umalis sa kastilyo ng Hulmes.

Walang ibang akala si Azucena kungdi paiirugan siya sa kanyang isasamo, kaya't nagwika:

—¿Mangyayari po bang huwag na ninyong gambalain si lord Chandon, tungkol sa akin? Ipinangañgaku ko po sa inyo, na bukas na bago magumaga ay aalis na po ako dito.

Hindi nasunduan ni Azucena ang kanyang samo kungdi bagkus nagpatibay ng paniwala kay senyora Dartel, sa paghihinalang siya'y tunay na salarin. Tinugon siya ni senyora Dartel na taglay ang kabagsikang katulad ng isang hukom:

—Ito'y isang bagay na napakalaki, na di ko mapagpasyahan karakaraka. Ang kabantugan ni lord Chandon ay nalalahok ding tulad ng sa amin, at wala nga akong nasang gawin kungdi ang tupdin ang katuwiran, na usisain ko siya upang ipahayag niya ang kanyang ugali Kayo'y makapagpapahinga na sa inyong silid. Bukas na po ng umaga tayo magkakaalam.

Namumutlang animo'y bangkay na nagpaalam si Azucena, at nilisan ang magina. Pagkalabas niya ay nagwika si Veronica:

—Ako po ay nasasabik na mabatid kung silang dalawa'y nagkita na noong pang araw. Si Bbg. Nolte ay ipinalalagay kong isang mapagsapalaran, nguni't ¿saan niya makikilala si lord Chandon? Aywan ko nga ba, bukas ay malalaman natin ang lahat... Pakinggan ninyo, nanay, kay lakas ng hangin. Isang kakilakilabot na bagyo.

—Oo nga,—ang ipinakli ni senyora Dartel;—ang nangasa matitibay na bahay ay makapagpapasalamat sa Diyos.

Samantalang naguusap ang magina, ay dumarating naman si Azucena sa kanyang silid at naghahanda sa kanyang pagtakas. Ang kapasyahan ay kalagimlagim, na mangyayaring ipagkamit niya ng kakilakilabot na kahangganan; anopa't minimithi ni-

yang sagasain ang lahat ng kapanganiban bago siya makaharap ni Adriano; at wala nga siyang iniisip kungdi ang paraang maisagawa ang kanyang tangka. Paroroon siya sa Londres, sa kaisaisang bahay na matutuluyan niya; at kung kinakailangan ay iuulat niya ang buu niyang aklat ng buhay kay doktor, Charles at sa butihing ina nito. Makalilibong iniibig niya ang ganito, kaysa makatagpo siya ni Adriano sa harap ng pamilyang Dartel. Kapagdaka'y naitanong niya sa sarili kung mabuting umalis siya sa kastilyo sa gitna ng gayong nagngangalit na panahon, ó aatayin niyang umumaga. Pabintulot pa mandin ang loob niya tungkol sa bagay na ito, nang sa didinig niya ang mga boses sa kuwarto ng bilyar, na nagpapakilalang hindi pa nagkakatulog ang mga tao, at pamayamaya'y siya namang pagtugtog ng kampana sa silid ni senyora Dartel. Isang biglang takot ang naghari sa kanya at sa pagaakala niyang mangyayari noon ang pagbaharapharapan, ay wala nang ibang inisip kungdi ang makatakas na madali. Hindi nanga naglining, sinambot kapagdaka ang sumbrero at ang isang kapoteng panglakad, kumuha ng kaunting kuwartang itinatagu niya, at makaraan ang ilang sangdali, ay lumabas na sa isang maliit na pintong tagiliran ng kastilyo ng walang sinomang nakapansin sa kanya.

## XXXVII

KINAUMAGAHANG magbangon si lord Chandon ay napansing may nangyayaring nababago sa bahay. Narinig niya ang walang patid na paro't parito sa mga koredor, ang bukas at sara ng mga pinto; ang almusal ay tinanghali; at sa wakas ay nagbabadya ang mukha ng mga utusan ng kanilang di karaniwang pagkabalisa dahil sa ilang pangyayaring kalagimlagim. Ang gabi'y kakilakilabot; ang hangin na lumakas ng kinagabihan ay naging tunay na bagyo, na dahil sa nasabay sa alon, ay parang niyuyugyog man din ang kastilyo; sa gubat ay nagkabuwal ang malalaking punungkahoy; ilang dampa sa paligid ang nangasira; at ang ulan ay gumawa ng malaking lubak at kaputikan. Wala ngang may ibig na gunitain ang gayong kalunuslunos na pangyayari.

Tanghali nang tutoo nang manaog na magalmusal si senyora Dartel, na napipinta mandin sa kanyang mukha ang bahagyang takot at sama ng loob. Pagtindig na pagtindig sa mesa, ay lumapit kay lord Chandon, at isinamo dito na mangyari lamang makausap ng lihim; at di nga tumanggi ang bi-

nata, anopa't nanggigilalas sa kahulugan ng gayon.

—Milord—ang simulang sabing taglay ang matigas na tinig ni senyora Dartel,—dinaramdam ko po na kayo'y magambala; datapuwa t bago po ako makipagusap sa anak kong si Alberto, ay ninanasa kong sabihin ninyo sa akin kung ano ang nalalaman ninyo tungkol diyan sa aming dalagang tagapagalaga, at kung saan napatungo.

Tinapunang malas ni lord Chandon ang kausap na taglay ang isang malaking kagiklahanan, bago nagwika:

—Hindi ko po matantong lubos ang ibig ninyong sabihin sa akin, kaya't isinasamu ko po sa inyo na liwanagan lamang.

—Sabihin po ninyo sa akin—ang patuloy ni senyora Dartel,—kung inyong mapatutunayan na hindi kayo nakipagsulatan sa tagapagalaga, na si Bbg. Nolte, at kung wala kayong nalalaman sa kanyang pagtakas.

—¿Nakipagsulatan po sa inyong tagapagalagang si Bbg. Nolte? Ang katutohanan po ay di ko mawatas ang dahil ng ganyan ninyong paghahaka. Hindi lamang po sa di ko nakikilala ang pagkatao niyang ipinaghihinala ninyo, kungdi wala po akong kaalaman sa kanya, sapagka't hindi naman po ibinabalita sa akin ng inyong anak na si Alberto na mayroon kayo ritong isang napakagandang tagapagalaga.

—¡Ang aking anak!... ¿Diyata?—ang naitatanong ni senyora Dartel.—Ipagpaumanhin ninyo sa akin, kung kayo'y napaghinalaan ko; anopa't ako'y

inyong patatawarin, kung malalaman ninyo ang mga kadahilanan. Ang sanhi po ay guluanggulo ang sangbahayan, sapagka't tumakas po ang tagapagalaga kagabi, kahima t anong lakas ng hangin, at sapagka't di namin nalalaman ang pinatunguhan ay mananagot po kami sa mga taong naghabilin sa amin. Ang dahilan po ng paguusisa ko sa inyo, ay sapagka't nakita siyang kausap ng inyong lingkod na si Gustavo, at nakita rin ng isa kong anak na dalaga nang iabot nito sa kanya kahapon ng hapon ang isang sulat.

—Inaakala ko po na di kaila sa inyo ang kaugalian ko—ang ipinakli ni lord Chandon datapuwa't upang malinawan ang bagay na iyan, ay ipatatawag ko po si Gustavo

—Ipahintulot ninyo sa aking magpatuloy—ang saad ni senyora Dartel. Hindi lamang po ang tungkol sa pakikipaguusap at sulat ang lumikha ng aking paghihinala; kungdi nang ipatawag ko po si Bbg. Nolte ay walang malay gawin, at nang tanungin ko, ay hindi tumutol na di kayo nakikilala.

—May katuwiran po kayo marahil,—subali't ang masasabi ko, ay wala po akong malay sa hiwagang iyan. Wala po akong nakikilalang sinomang Bbg. Nolte, ó nagkaroon man lamang ng balita sa pangalang iyang nakakikilala sa akin... Sa lahat po ng iya'y naito na si Gustavo.

—Pakinggan mo Gustavo—ang sambot ni lord Chandon:—¿kangino iyong sulat na ibinigay mo kay Bbg. Nolte?

—Wala po, Milord—ang itinugon ng lingkod

na alinlangan.—Ang sulat po na ibinigay ko ay akin.

—Hindi ko po mapaniniwalaan, Milord—ang saad ni senyora Dartel.—Si Bbg. Nolte po ay hindi makikipagsintahan sa mga alila.

—Hanggang ngayon po ay di ko pa nahuhulihan ng kasinungalingan si Gustavo.

Hinarap ni senyora Dartel ang lingkod, at sinabi dito:

—Ako ang mananagot sa dalagang iyan sa mga naghabilin sa akin; at dahil dito'y tungkuling ko ang usisain sa inyo ang natutungkol sa kanya.

—Ipagpatawad ninyo sa akin, senyora; wala po akong masasabi sa inyo—ang ipinakli ni Gustavo.

—Sa inyu ku po ipinababahala, Milord.

—Gustavo, kinakailangang magtapat ka—ang winika ni lord Chandon.

—¿Mayroon po bang kinaalaman ang sulat ninyo sa pagtatanan ng dalaga?—ang usisa ni senyora Dartel.

—Tutoong tutoo pong wala—ang itinugon ng lingkod.

—¿Nalalaman ninyo kung saan naparoon?

—Hindi po, kung di lamang sinabi ninyo

—Milord—ang sambot ni senyora Dartel.—isi nasamu ko po sa inyo, na papagsabihin lamang ninyo ng totoo ang inyong lingkod tungkol sa nalalaman niya, sapagka't wala po kaming malay gawin sa kulangpalad na dalaga. ¡Diyus po ang nakatatalos kung saan kamay siya nahulog!

¡Gustavo—ang mabalasik na sambot ni lord

Chandon,—magsabi ka ng tutoo ng nalalaman mo sa dalagang iyan.

—Milord—ang itinugon ng lingkod,—hindi po ako makapagsasabi, sapagka't nangaku pu ako, isinamu po sa akin, at pinatunayan niya na kung magsasalita ako ng ukol sa kanya ay matatapos ang kanyang búhay. Pinasasalamatan ko po sa inyo, kung di ninyo pipilitin sa akin.

—Isang kapangakuan sa di paghahayag ay di maipahihintulot, kailanma't nasasalig sa buhay ng isang tao—ang saad ni lord Chandon.—Ang kulang-palad na dalagang iyan ay tumakas sa gitna ng isang kakilakilabot na bagyó, kaya't kinakailangang saklolohan; datapuwa't nangangailangan kami ng ilang pagtuturo. Sabihin mo sa akin ang nalalaman mong bahagya sa kanya.

Si Gustavo, na nagmamasid sa kanyang pa-ngìnoong taglay ang isang mukhang nanggigilalas, ay nagsimulang magsalita na nanginginig ang tinig:

.—Kilala ko na po siya bago dumating dito, at nalalaman ko po ang isa niyang lihim. Nang masumpungan ko po sa tabingdagat, ay isinamu sa aking huwag kong sasabihin siya, at ipinangaku ko pong iisipin muna at saka ko ibabalita ang aking kapasyahan. Ang sulat po na ibinigay ko, ay naguulat sa kanya na iingatan ko ang kanyang lihim.

—Iyan po ang isang istoryang hindi sukat mapaniwalaan—ang sambot ni senyora Dartel.—Sa bagay pong iyan, ay inaakala ko na walang ka-

dahilanang sabihin sa amin kung saan ninyo nakilala ang dalaga

—Ipinangaku ko po sa kanyang hndi ihahayag.

—Gustavo—ang pakli ni lord Chandon, na nagkakaroon ng malaking hangarin sa istorya,—ikaw ay lagi nang matapat na lingkod; kailanma'y di ka naglihim sa akin. Sabihin mo sa akin kung sinong dalaga.

—¡O, Milord!—ang pahimutok ng lingkod,—¿hindi po ba ninyo nahuhulaan? Ang salita ko po ay maliwanag, kaya't mangyayari ninyong mawatas.

Ang silakbo ng damdaming ibinunga ng mga pangungusap na ito sa kalooban ni lord Chandon ay nalarawan kapagdaka sa mukha nito

Namutla nga ng katakot-takot; at nagsimula nang manginig ang kanyang mga kamay samantala naman ang mga mata niya'y matatalim na parang kidlat.

Natigilan sa loob ng ilang saglit na di nakapagsalita, hanggang sa dikawasa'y nagusisa ng banayad, na parang di ibig pangahasang banggitin ang sumasagunita niya:

—¿Ibig mo bang sabihin...na...si Bbg. Vogán?

—Hindi ko nga po maihahayag; datapuwa't mangyayari ninyong mahulaan—ang itinugon ng lingkod, na ibinababa ang mga mata.

—¿Bakit mo ikinanlong sa akin?—ang pahimutok ni lord Chandong naguukol sa kanyang lingkod ng isang malas sa pagkagalit.—!Natatantu mong

siya ko na lamang minimithing matagpuan, subali't ikaw ay di kumikibo!

—Sapagka't hindi ko po siya mangyaring mapagtaksilan, Milord,—ang itinugon ni Gustavo.

Nagmasid si lord Chandon kay senyora Dartel, at saka nagwika:

—Inaakala ko po na ang dalagang nariritong inyong tagapagalaga, ay yaong hinahanap kong malaon nang araw, ang sinisinta kong si Azucena Vogán.

Hindi ñga sukat masayod ang kagiklahanang naghari kay senyora Dartel, sa ganitong pagtatapat.

Gayun din si lord Chandon, na nang unang bugso'y hindi nakuhang magbigkas, kungdi pagkaraan ng ilang saglit bago nakapagwika ng:

—!Noite at Vogán ay iisa lamang! ¿Sino ang magaakala? Ang kinakailañgan ñgayon ay ang malaman kung saan naroroon—ang winika ni lord Chandon.—¿Tutoo po ba, na gaya ng sinabi ninyo, na umalis kagabi sa kastilyo kahima't sa gitna ng masasal na bagyo?

—Mayroon po kaming mga kadahilanan upang ipalagay ang gayon; sapagka't ang kanyang silid po ay walang laman, at ang isa sa mñga pintung tagiliran ng kastilyo ay bukás, na hindi malaman hanggang ñgayon kung sino ang nagiwan ng gayon.

—Sa bagay pong iyan, ay di po ako magpapaubaya 'ng kahi't saglit man lamang. Ako po'y nagpapasalamat sa Diyos sapagka't sa wakas ay nasumpuñgan ko rin ang kinadoroonan niya at hindi ko ñga po ipauubayang di samantalahin.

¿Ipahihintulot po baga ninyong maisama ko ang inyong mga lingkod upang humanap sa kanya?

—Opo, Milord. Ang lahat po ay natatalaga sa inyong atas.

—¿Nasaan po si Alberto?—ang usisa ni lord Chandon.

Ipinatawag ang kanyang anak, at nang dumating ay ibinalita dito ang kahangahangang balita, na ikinamangha nitong kaparis ng mga iba.

—¿Siya baga ang maganda at kaakitakit na dalaga na si Bbg. Vogán?—ang usisa.—Ikinahahanga ko ng labis. ¡Kaawaawang dalaga! ¡Paano siy nagkaroong tapang na umalis ng bahay sa gitna niyang sama ng panahon! Kinakailangang tayona lahat ay humanap sa kanya, pati ni kapitan Elton, na di pa natatalagang nagsabi na ipagkakaloob niya ang kanyang kanang kamay makilala lamang niyang maging Chandon; tayong lahat ay pumaroon sa Dipton, sapagka't siyang pinakamalapit na estasyon ng perokaril. Walang sa'ang doon siya nagtungo upang sumakay sa unang tren na patungong Londres. Samantala, ang iba ay makapaghanap sa paligidligid

Ang mga maginoo ay nagsilakad na kasama ang kanilang lahat na lingkod, samantala naman si senyora Dartel ay hinarap ang kanyang mga anak, na naiinip na tutoo sa adhikang maibalita sa kanila ang katangitanging pangyayari na nagbigay kaguluhan sa buong bahay.

Sumakaalaman ng magkapatid ang balita, na kanilang ikinagik'a at ipinagdalang hiya; sapag·

ka't naalaala nila yaong kanilang sinabi ng kaharap pa naman, na di nila inaakalang siya; at ang kagaspangang kanilang ipinamalas ng di miminsan.

—¿Ano kaya ang sumasaloob niya sa atin?—ang sambot ni Veronicang namumutla.

Tinugon siya ni Matildeng nagtatawa ng anya:

—Mangyayari mo nang iwalay sa loob ang mga panukala mo sa pakikipagisangdibdib kay lord Chandon; maliban lamang sa kung di nila matagpuan si Bing Vogán. Ang dapat mong ipanalangin, ay ang huwag na siyang makita kailanman.

Ang ganitong paghahaka ni Matilde ay tila mandin yata magkakatutoo, sapagka't nagbalik si lord Chandon at Albertong buhat sa estasyon ng Dipton na di nila natagpuan ang dalaga, gayun din ang mga ibang naghahanap na nagsipa roon sa iba't ibang dako.

—Sa ganang akin ay di ako tutugot hanggang di masunduan ang aking mithi—ang saad ni lord Chandon.—¿Ibig ba ninyon pumaroon kayo sa tabingdagat, mang Alberto? Ako naman pc at ni Gustavo ay magtutungo sa gubat. Sa buháy man ó sa patáy ay di ko tutugutan.

## XXXVIII

SA buháy, man ó sa patáy—ang inuuliulit paglalagos sa makikipot na landas ng̃ kagubatan.

—!Kaawaawang si Azucena! ¿Paano naisipan niyang sagasain ang mg̃a kapang̃aniban ng̃ bagyo sa gitna ng̃ kadiliman ng̃ gabí? Siya, na matatakutin at napakaselang! ¿Paano siya nangyaring lumayu sa akin, gayung siya'y iniibig ko ng̃ labis sa balát ng̃ lupa?

Hindi ng̃a nahahaka na ang kagandahang ugali at kalinisan ng̃ mg̃a damdaming tinataglay ni Azucena, ang siyang nagudyok dito, na ang kamaiiang nagawa'y isiping walang lunas maliban sa pagtakas upang mailigtas ang puri ng̃ kanyang sinisinta.

Datapuwa't sa dahilang di natatap ni lord Chandon ang bagay na nagbuyo sa dalaga ng̃ gayong kalagimlagim na kapasyahan, ay tinawag si Gustevo, at sinabi dito:

—Iwaksi mo ang mg̃a katakutan sa isang tabi hinggil sa nagawa mong linsil sa akin, at isaysay mo ang lahat ng̃ sinabi niya sa iyo.

Isinaysay ng̃a ng̃ lingkod ang lahat ng̃ kanyang nalalaman; na labis na ikinapukaw ng̃ loob ni lord

Chandon ang natutungkol sa sinabi ni Azucena na magtatamo si Adriano ng̃ higit na kaligayahan kung siya'y lilimutin at pakakasal sa iba.

—¡Hindi ng̃a inaakalang siya'y karapatdapat sa akin, kaawaawang dalaga! ¿Paano niya naisip ang gayon? Kung nagkaroon siya ng̃ malaking pagkakatiwala sa akin, ay hindi sana nangyari ang lahat ng̃ ito. Sa halip na tumakas siyang magisa sa Bergen ay sinamahan ko siya sa Derby upang sumaksi sa kakilakilabot na paglilitis at sa ganitong paraan, disi'y naisaayos ang lahat ng̃ walang anomang ligamgam.

Samantala'y patuloy ang pagsulong niya sa mg̃a landas na di nakasumpong ng̃ anomang bakas, kaya't lumapit si lord Chandon kay Gustavo at sinabi dito:

Sa aking pagkaalam ay maibigin siyang magpasyal sa bundok na ito. Dito'y may isang landas na patung̃ong Dipton, at mangyayaring dito siya nagdaan, anopa't sa kadiliman ng̃ gabi'y naligaw. Kinakailang̃an ng̃ang halughugin ang gubat sa magkabikabilang panig ng̃ landas.

—Gayun ng̃a po ang ating gagawin,—ang itinugon ni Gustavong nagbubuntunghining̃a na parang nagbibigay kahulugan na nagkukulang na siya ng̃ pagasa sa ikapagtatamo ng̃ kapalarang ikatagpo sa dalaga.

Matagal na silang naglalakad, naroon sa isang panig, naroon sa kabila, at untiunti nang nagdaramdam sila ng̃ kapaguran, nang si Gustavo'y sa sisigaw na bigla ng̃ anya:

—¡Tingnan ninyo roon, Milord! Sa halata ko po ay parang mayroong bahagya sa ilalim ng̃ punungkahoy na iyon.

Sa isang saglit ay sumapit si lord Chandon sa itinuturu ng̃ kanyang lingkod.

Dili iba't si Azucena, ang naroroong nakahandusay na di nakamamalay pagkatao; na ang damit ay basangbasa at punit; ang ginintuang buhok ay gulunggulo at ang magandang mukha'y putlangputlang parang isang estatuwa

Ang anyo'y tunay na kalunoslunos.

Lumuhod si lord Chandon sa tabi niya, at nang maitindig kapagkaraka ng̃ buong ing̃at, ay hinagkang natigmak ng̃ maraming luha ang kanyang namumutlang mukha

—!Azucena, paraluman kong sakdal dilag! ¿Ano ang ginawa mo?—ang winika ng̃ binata.

At paglapit kay Gustavo ay nagwika:

—Ibigay mo sa akin ang prasko ng̃ aguardiente at tumakbo ka sa bahay. Sabihin mo kay senyora Dartel na nakita ko si Bbg. Vogán; magpadala lamang sila ng̃ isang sasakyan sa bukana ng̃ gubat; at magpatawag sa pamamagitan ng̃ kawad ng̃ isang manggagamot.

Nang mapagisa siya sa piling ng̃ kanyang liyag ay sinimulan na niyang asikasuhin sa makakaya; pinagayos ang lagay, pinapaginit ang mg̃a bisig sa pamamagitan ng̃ aguardiente.

Nakita ng̃a niya na ang mg̃a kamay ay tadtad ng̃ galos at may isang hampas sa noo, na siyang ikinawala marahil ng̃ isip.

Kahima't di sapát ang mğa lunas na ginawa niya ay nagpamalas si Azucena nğ mğa palatandaan nğ pagsasauli nğ buhay, at pagkadilat nğ mğa mata, ang kanyang titig ay tumama sa kanyang sinta sa minsang bugso, mulang tumakas sa Bergen.

—¡Azuccna! ¡Ang aba kong paraluman! ¿Nakikilala mo ba ako?—ang itinatanong niya.

Hindi makapagsalita si Azucena, subali't isang bahagyang nğiti ang parang naghayag na untiunti na niyang nababawi ang kanyang isip at nakilala nğa niya ang minamahal niyang si Adriano.

Nang ipagbigayalam nğ mğa utusang naroroon na't nagaantay ang karwahe, ay binuhat ni Adriano ang dalaga; at pagdating nğ bahay, ay ipinasok niya sa silid na nahahanda, anopa't ito'y kakaibang lubha sa silid na tinutulugan niyang dati.

—Senyora Dartel—ang saad ni lord Chandon, —ang kaligayahan ko po ay nasasalig sa kalígtasan nğ dalagang iyan. ¿Mangyayari po baga na marapatin lamang ninyong huwag siyang kukulanğin nğ kahi't ano?

—Aalagaan ko po siyang tulad sa aking anak, —ang itinugon ni senyora Dartel.

Dahil sa di lumalayo sa maysakit si lord Chandon, ay di makaalis nğ bahay, kaya't si D. Alberto ang sumakay sa kabayo, upang magpadalang hatidkawad kay D. Arturo at kay senyora Vogán, na ibinabalita ang maligayang pagkakataon at inaanyayahang pumaroon sa kastilyo. Samantala naman ay dumarating si Dr. Ewald. Nang ito'y palabas na sa kuwartong kinadoroonan ni Azucena, ay si-

nundan ni lord Chandon at tinanong:

—¿May panganib po baga, doktor?

—Sa palagay ko po ay wala, kahima't kamuntik na lamang upang mawalan ng buhay. Ang dalaga po ay nagtamo ng isang matinding hampas, kung hindi po sa sangang binali ng hangin ay nababag sa isang punungkahoy sa gitna ng kadiliman. Ang hampas pong tinamo ay hindi gaanong malubha, nguni't ang ipinangangamba ko po lamang ay mangyayaring magkaroon ang dalaga ng ibang karamdaman dahil po sa pagkababad sa gitna ng lamig sa loob ng ilang oras na walang nakasaklolo. Ang kinakailangan po ay katiwasayan, at kung makatulog at makakaing mabuti, ay maaasahan nating gagaling sa ilang araw.

Si lord Chandon ay nasiyahang labis, nang kinabukasang ibalita ni senyora Dartel sa kanya na si Azucena'y nakatulog na mabuti at nakakain na sa almusal.

—¿Nalalaman po ba niyang ako'y naririto at ako ang nagligtas sa kanya?

—Nalalaman po at para manding naliligayahan siyang labis; datapuwa't wala na po akong masasabi sa inyong iba pa, sapagka't ipinagbabawal ng manggagamot na kausapin siya maliban sa kinakailangan.

Noong ding araw na iyon ay dumating ang magkasing Vogán.

—Tutoo bang natagpuan mo siya, Adriano?—Ang sambot na bigla ni senyora Vogán.—¿Saan naroroon? Ibig kong makita at pagkatapos ay sasaysayin mo sa akin ang natutungkol sa kanya.

—Hindi po muna ninyo makikita sapagka't ipi nagbabawal ng̃ manggagamot na tumanggap ng̃ mg̃a dalaw; subali't ayon po sa pagkaalam ko'y di naman magtatagal. Samantala'y sasaysayin ko sa inyo ang nalalaman ko tungkol sa kanya, pagkatapos ng̃ kanyang pagtakas sa Bergen; ipinagbibigay alam ko gayun din sa inyo, na hindi ko rin po na'alaman ang ilan sa mga pangyayaring dakila, sapagka't hindi ko pa po nakakausap.

Isinagawa nğa ni lord Chandon ang pagsasalaysay sa kinahangganan ng̃ kanyang paghahanap, na matangi lamang doon sa pagbabalita niya ng̃ kaparaanan ng̃ kanyang pagkatgpo, ang lahat ay pawang pagulit sa narinig niya kay senyora Dartel, na dili iba't ito: na si Azucena ay dumating sa kastilyo sa habilin ni doktor Charles at doo'y natirang ilang buwan bilang tagapagalaga ng̃ bata.

—¿Sino iyan si doktor Charles, at paano nakarating si Azucena sa kanyang bahay?—ang magkasabay na tanong ni D. Arturo at ni senyora Vogán.

—Si Dr. Charles po ay kaibigan ni senyora Dartel na siyang malimit nitong pinagsasanggunian, datapuwa't wala po siyang kaalamang iba pa kay Azucena, kaya't kinakailang̃an po nating antayin siyang magpaliwanag.

Gaya nang nararapat na ipalagay, ang buong sambahayan ay nagkaroon ng̃ malabis na pagmimithi sa mg̃a pangyayaring nabanggit. Maging si Veronica, gayun din si Matilde ay nagpilit na isalimot ang kanilang kawalan ng̃ pagpipitagan ng̃ mg̃a nagdaang araw kay Bbg. Vogán, kaya't ng̃ayo'y

nagpapakita sila ng̃ malaking pagmamahal at pinatutunayan nila na kanilang itinang̃i mula pa ng unang sangdali, sapagka't sa ganang kanila'y nararapat na maukol sa pamilyang mahal.

Madaling naaliw si Verónica hinggil sa pagkabigo kay lord Chandon; at lalong nagtamo siya ng̃ kaligayahan, sapagka't ang makabuluhang pangyayari ang siyang nagbigay daan sa isang walang katapusang pakikipagusap kay sir Ricardo Hastings at kay kapitan Elton. Ganitu ng̃a lumipas ang mg̃a araw, nang si senyora Dartel ay pumasok sa salon, at sabihin kay lord Chandon:

—Nagtindig na po si Bbg. Vogán at naroroon po sa aking silid. ¿Ibig ba ninyong makita?

## XXXIX

SI Azucena'y nagtindig kahima't mahina pa, pagkakita kay Adrianong pumapasok; anopa't hindi makahakbang, kaya't nakatayong nagaantay na taglay ang isang anyong mahinhin, nahihiya at maligaya. Wala ñgang malamang sabihin pa kung uulitin niyang siya'y di karapatdapat, ó kung hihiñgi siya ñg tawad, ó kung magpapasalamat...

Ang ganitong kaguluhan ñg loob ay di nagluat ñg gaano, sapagka't si Adriano ang lumapit sa kanya at nang makalong sa kanyang mñga bisig ay nagwika.

—¡Azucena ko! ¿paano nangyaring ako'y iyong malimutan? ¿Hindi mo ba natatalos na ako ang iyong pinakamabuting kaibigan?

At makaraang mapagmalas siyang mñga ilang saglit na taglay ang walang kapantay na pagibig at di binibitiwan sa kanyang mñga bisig, ay idinugtong niyang sabi:

—¿Ano't nagtago ka Azucena? ¿Bakit mo ako binigyan ñg malabis na pasakit? Kung sa halip na tumakas ka ay ipinaliwanag mo sa akin ang lahat

nḡ nangyari, disi'y sinamahan kita sa Derby at nakapiling mo ako sa iyong pagsaksi, at sa kaparaanang ito'y natapos ang lahat na maayos.

—Ang akala ko'y di mo na ako patatawarin kailanman, kung malalaman mo ang ginawa ko—,ang itinugong maamo ni Azucena.

Ipinatong nḡa nḡ binata nḡ buong giliw ang kamay sa ibabaw nḡ ginintuang ulo nḡ dalaga, bago nagwika:

—¿Ano bang bagay ang iyong ginawa? Dahil sa kabataan mong walang kamalaymalay, ay lumapit sa iyo ang isang binatang makisig, na nang mabakla ang iyong mḡa diwa sa nilalaman nḡ mḡa nobela ay inakit kang magtanan, na ito'y pinagsisihan mo at bago naganap nḡ lubusan, ay nagbalik kang muli sa iyong tahanan.

Tunay nḡang ako'y nagsisi,—ang winika ni Azucenang humihilig sa balikat nḡ kanyang liyag.

—Pagkatapos niyan—ang patuloy na salita ni Adriano,—ay iniwan mo ang lahat sa mundong ito upang mailigtas lamang ang binatang iyan, na siyang tunay na maykasalanan nḡ lahat. Wala nḡa akong makitang dahilan sa nagawa mo upang kita'y hatulan; kungdi bagkus humahanḡa ako sa iyo nḡayong higit kaysa noong araw.

—Sa aki'y para kong nakikita naman na di mo ako patatawarin, sapagka't aakalain mo marahil na iniibig ko si Clandio.

—Kung iniibig mo'y pakakasal ka sa kanya. Batid kong labi ang pagpipilit niya at nḡ kanyang

amain na masumpuñgan ka makaraan ang paglilitis sa Derby.

—Hindi; hindi ko iniibig, ó inibig kayang tunay—ang isinaad ni Azucena. Nagkaroon ako ng lugud sa kanya, sapagka't siya ang unang binatang nakausap ko at sapagka't siya ang kaisaisang taong lumilibang sa akin sa malungkot na kabuhayang taglay ko noon. Datapuwa't ang lugud kong iyan ay naparam nang mapaglining ko na ako'y kinayag sa paggawa ng̃ isang kamalian; at kung pinahalagahan ko man ang kanyang kagitingan sa loob ng̃ paglilitis, subali't hindi ko siya iniibig.

—Ang lahat ng̃ iya'y aking nababatid; ¿datapuwa't bakit hindi ka nagkaroong pagkakatiwala sa akin?—ang usisa ni Adriano.

—Hindi ako nangahas na magsalita ng̃ anoman. Nang mabasa ko sa pahayagan ang tungkol sa salang pagpatay ng̃ kapuwa sa Derby, ay para mandin sa aki'y isang dungis na di makakatkat sa kapurihan ko at hindi ko inaakalang ako'y patatawarin mo magpakailanman. Ang panukala ko'y magpatuloy sa pamumuhay na taglay ang ibang ng̃alan, upang huwag kang maramay sa dungis na kinamtan ko.

—Huwag mong sabihin ang bagay na iyan—ang winika ni Adriano ng̃ buong taas.—Ayokong mabanggit mo pang muli ang ganyan sa iyong sarili.

—Adriano—ang isinaad ng̃ dalaga,—¿diyata't mangyayaring patawarin mo ako ng̃ ganap?

Bilang katuguna'y isang halik sa bibig, bago nagpatuloy ng̃:

—Ang tang̃ing di ko ikin·lugod sa iyong minsan ay ang di mo pagkakatiwala sa akin; datapuwa't ito man ay buong pusung ipinatawad ko na sa iyong maluat na.

Ilang saglit na namalagi sa pagyayakap ng̃ mahigpit ang magsingibig, at pagkatapos niyong matamis na sangdali'y nagwika si Adriano:

—Ikaw ay mahina pa, kaya't kinakailang̃ang magpahing̃a ka ng̃ isangdali.

Inalalayan siya ni Adrianong isandig sa isang supá, at saka naman ito umupo sa kanyang tabi bago nagsalita ng̃ anya:

—Ng̃ayong nalalaman mo na ang laki ng̃ pagsinta ko sa iyo, ay ibig ko namang saysayin mo sa akin ang iyong napagsapit pagkatapos na umalis ka sa Bergen. Para sa amin ay isang hiwaga kung paano ka naligtas sa lahat ng̃ kapang̃anibang dapat mong sapitin.

Inisaisa nang̃ang saysayin ni Azucena ang kakilakilabot na pagng̃ing̃itng̃it ng̃ kanyang loob sa Bergen, nang makita niyang dapat siyang magkubli ng̃ kanyang dinaramdam, at kung paano isinagawa niya ang paglalakbay sa Derby, ang katakot-takot na pagsubok na sasagasain niya sa Korte ng̃ Hustisya; ang paraan kung paano siya nahibang at kung paano nawala untiunti ang pagiisip hanggang sa magising siya makaraan ang ilang linggo sa bahay ng̃ magandangloob na si Dr. Charles at ng̃ ina nito, na umampon sa kanyang parang tunay na magu-

lang kahima't di nalalaman kung sino siya; at sa wakas, kung paano siya nakarating sa kastilyo nğ Hulmes.

Pagkatapos na maisaysay ni Azucena ang kanyang napagsapit, na buong taimtim na pinakikinggan ni Adriano, ay nagwika ito:

—Tayo'y dapat na magpasalamat dahil sa tahanan nğ magagandangloob na mğa taong iyan, na pinagdalhan sa iyo nğ katalagahan. Ang unang paglalakbay nating gagawin ay ang pagdalaw sa kanila. Ibig kong makilala yaong mğa nagsauli sa akin nğ kaligayahan ko, at gantihingpala nğ nauukol

Sa loob nğ unang paguusap, ay hindi binanggit ni Adriano kay Azucena si D. Arturo at si senyora Vogán, sa takot na magkaroon nğ sunudsunud na mğa damdaming makapipinsala sa kanya; datapuwa't pagkatapos nğ ilang oras, ay muling nagbalik sa silid na kinadoroonan nğ dalaga, at dinal han nğ isang ramilyeteng biyoleta, sa hangad na ipagbigayalam ang pagdating nğ kanyang mabagsik na mğa nuno.

—Kaninang umaga ay itinatanong mo sa akin si D. Arturo at si senyora Vogán—ang winika sa kanya.—¿Nalalaman mo ba ang malabis na pagibig sa iyo ni senyora Vogán?

—Hindi ako makapaniwala, kahima't lubos ang pagmamahal ko sa kanya. Siya'y napakabagsik, na kinatatakutan kong labis.

—¿Malulubos baga ang kaligayahan mo kung makaulayaw mo ang iyong mğa nuno?

—Hindi sukat mapagalinlanğanan; datapuwa't

wala akong pagasang masusunduan ko. Si senyora Vogán ay napakahigpit sa pagtupad sa kanyang mĝa tungkulin at napakamapagmaloki, na hindi magpapatawad sa akin. Inaakala kong tatanggihig makipagusap sa akin.

Hindi napansin ni Azucenang bukas ang pinto, at di rin nawawatas ang kahulugan nĝ nĝiti ni Adriano, kaya't nagpatuloy rin siya nĝ anya:

—Siya'y napakabuti at napakawasto, na inaakala kong hindi nakagagawa nĝ masama sa kanyang, buhay. ¿Paano niya ako patatawarin?

Nang sangdaling ito'y siyang pagkaramdam ni Azucena nĝ mĝa kamay nĝ kanyang nunong babae na humawak nĝ buong giliw sa kanyang mĝa balikat.

—Pinaka ibig kong Azucena—ang saad nĝ matanda,—ako man ay hihinĝi rin nĝ kapatawaran sa iyo, sanhi sa di ko pagpapahintulot sa iyo na mabuhay nĝ ayon sa iyong gulang. Ako'y naging malupit sa iyo, bagaman di ko sinasadya.

Lumuhod si Azucena sa harap nĝ kanyang nunong babae at nang mahawakan ang mĝa kamay nito ay tinigib nĝ halik, bago isinamu na patawa rin siya sa kanyang nagawang sala; datapuwa't palibhasa'y sa papasok si D. Adriano, ito'y itinitindig siya at niyakap bago pinagsabihan nĝ:

—Ang nagawa mo'y walang iba kungdi isang kabiglaanan lamang, na hindi nakasisirang puri sa iyo. Ayoko nang banggitin pang muli ang bagay na iyan

Ang ganitong pagkakaharapharapan ay lumubos sa kaligayahan ni Azucena, kaya't wala nanĝang isi-

naisip kungdi ang paghahanda sa pagiisangdibdib.

—Hindi kita matatawag ng̃ Vogán—ang isinaad ni Clarita,—kahima't isang pang̃alang mainam kaysa Nolte. Bukud diyan, ay sinasabi sa akin ni Veronica na tatawagin ka raw na lady Chandon. ¿Tutoo ng̃a ba? ¿Iang pang̃alan ka mayroon kung gayon?

—¿Tunay ng̃ang lahat iyan—ang sambot ni lord Chandon,—at kung ginugustu mong labis si Bbg. Nolte, ay sasama ka sa amin sa kastilyo namin at sasamahan mo rin kami sa araw ng̃ aming kasal. ¿Ano ang pasya mo?

Sinangayunan ng̃ bata ang anyaya, at sapagka't hindi tumutol si senyora Dartel, kaya't hindi lamang sa isinagawa ang anyaya sa lahat ng̃ magkasambahay, kungdi pinagkayarian nila na si Alberto ang maging inaama at ang dalawang kapatid nitong babae ang maging iniina sa kasal.

Ilang araw pang napigil ang mg̃a Vogán at si lord Chandon sa kastilyo ng̃ Hulmes; at pagkatapos ay nagsiuwi sa Retiro de la Reina; datapuwa't nagdaan muna sa Londres sangayon sa usapan.

Walang kasinglaki ng̃ kagiklahanan ni Dr. Charles at ng̃ ina nito, nang ipagbigayalam ng̃ alilang babae na naroroon ang dalagang kasama ang ilang mg̃a tao na nagsisipagantay sa tanggapan. Nagsilabas karakaraka, at pagkatapos ng̃ mg̃a pagpapakilala ay nagwikang mauna si lord Chandon:

—Ang dalagang itong inampon ninyo ng̃ buong giliw, na kilala ninyo sa tawag na Margarita Nolte ay dili iba't si Bbg. Azucena Vogán, apo nitong

kagalanggalang na matatandang magkasi at kasintahan ko. Bago po matapos ang buwan, ay magiging lady Chandon. Wala ñga po akong di'ang sukat magbigkas ng̃ aking pasasalamat, na kahi't ang lahat man ng̃ kayamanan ko'y di pa katimbang sa inyong mabuting pagaandukang isinagawa sa kanya; anopa't pinatutunayan ko sa inyo na malaking tutoo ang pagmimithi kong mabi'ang ninyong kakilala.

Ganitu rin ba'os ang ginawang pagsasalita ni D. Arturo at ng̃ asawa nito at pagkatapos na ma'ang-gap ng̃ doktor at ng̃ kanyang ina ang idinudu'ot na pakikipagkilala ay sinimulang magusisa ng̃ iba't ibang bagay. Hindi pa ñga nalilimutan ng̃ doktor at ni senyora Charles ang natu'ungkol sa nabasa nilang paglilitis sa Derby, na wala silang kagunigunitang ang dalagang inampon nila sa kanilang bahay, ay siyang hinabang̃aang bayani sa maugong na usaping yaon.

—Hindi ko ñga maubus isipin—ang sambot ni senyora Charles,—na ang mabuti kong si Margarita, ay magiging lady Chandon, sa loob ng̃ madaling panahon, kahima t sapul pa ng̃ mg̃a unang sandali'y di ko pinagalinlang̃anang siya'y nauukol sa mahal na pamilya.

At paglapit ni senyora Charles sa dalaga ay nagusisa:

—¿Mamarapatin mo ba sa [aking ipagpatuloy kong gawin] ang gaya ng̃ dating pagmamahal at pagtitiwala sa Iyo?

—Mangyayari pong maging isang kalupitan kung

di ninyo gagawin—ang sambot ni Azucenang napapaiyak sa tuwa at pasasalamat.—Kayo'y itinuturing kong isang pangalawang ina.

Ang mga mithing ipinahayag ni lord Chandon at ng magkasing Vogán ay natupad sa dikawasa, si Dr. Charles at ang ina nito'y naging mga tangi nilang kaibigan mula noon, na tinatanggap nila ng buong giliw sa Ketiro de la Reina at sa kastilyo ng Chandon; samantala naman si lord Chandon ay di nakalilimot kailanman tuwing paroroon sa Londres na di dumalaw sa tahanang nasa daang Euston, na kinasumpungan ng pinakaiibig niyang si Azucena ng kandili ng mga sangdaling sumasabingit ng malaking panganib.

# XL

ANG araw sa mayo, 'na sa hilaga ng Europa ay gumigising ng kalikasan sa bagong buhay ay maningning na maningning; ang mga punungkahoy ay natatakpan ng kulay lungtiang malinaw, na katutubo sa panahong nagbibigay lugod sa panoorin; ang mga damuhan ay parang naging inamang mga alpombrang nasasalitan ng iba't ibang bulaklak gubat, ang mga klabel ay nagsisipamulaklak sa mga bakod at ang mga biyoleta sa lilim ng mga punungkahoy; samantalang ang mga halamanan ay nagpapamalas ng isang tunay na kasaganaan sa mga rosas at dalya. Noo'y ika 22 ng mayo at ang kasyaayang bayan ng Acton ay naging magara sa pagdaraos ng kasal ng mapanghalinang si Azucena Vogán, sa kalapit na kastilyong yaong tinatawag na Retiro de la Reina at ni lord Chandon, na isa sa mga mahal at katangitangi sa reyno.

Maagang nagbangon si Azucena ng araw na iyon, upang libutin sa panghuling bugso, bago sumama sa kanyang magiging kasi, yaong mga bundok at mga parang na kinamulatan niya mulang

pagkabata. Datapuwa't sa masasayang alaala, ay maidaragdag pa yaong nauukol sa kanyang kasakitsakit na pakikipagkilala kay Claudio. Nagdaan siyang di man namula, sa malapit sa gusing ng ensino na naisilbi sa kanilang dalawang hulugán ng mga su'at sa paglbig sa loob ng maikli at lihim na pagsisintahan; nakitang muli ang bangko sa tabi ng sapa, na pinaghikayatan ni Claudio sa kanya ng pangangailangang gumawa ng pinakamalaking kaululan sa kanyang buhay; nakita rin niyang muli ang landas na pinagdaanan niya noong gabing kalagimlagim ng kanyang pagtatanan. Hindi nangyaring di siya nabalisa kaya't nagwika sa kanyang sarili.

—¡Gaanong pasasalamat ko sa Maykapal at nalunasan nang lahat! Ako'y namalagingilang buwan sa alinlangan at sa pagkawalang pag-asa upang pagkatapos ay sumapit sa paraiso ng kaligayahan.

Kung ang bayan ng Acton ay naging magara sa pagdaraos ng maligayang pagkakataon, ay madaling mapaghahaka ang luhong walang kapantay na isasabog sa mga sangdaling iyon sa Retiro de la Reina.

Ang malaking kastilyo ay nagagayakang magara; ang mga naninilbihan ay nagsipagsuot ng mga bagong damit; ang makikisig na mga karwahe ng mga mahal at mataas na tao ay lumabas pumasok ng walang tigil; ang mga regalo sa kasal na ipinadala ng mga kaibigan at mga kamaganak, ay nakarurukha, dahil sa inam at halagang tinataglay; sa tutohanang sabi'y isang pistang ka-

ilanma'y di nakikitakita ng matagal na panahon sa buong kondado

Si Azucena Vogán at si Adriano Darcy ay ikakasal sa lumang parokya ng Acton; at maluat pa bago simulan ang pagkakasal ay nagbunton na ang maraming tao sa mga lansangan, lalunglalu nanga ang mga bata na nagmimithing makita ang kinasal.

Samantala'y nagbibihis si Azucena ng damit pangkasal, na tinutulungan ni senyora Vogán.

Nanginginig ang mga kamay ng nunong babae na inilagay ang belo sa ginintuang buhok ng magandang apo; pagkatapos ay pinalamutihan ang ulo ng kuronang asahar.

—Kita'y binibihisan nang ikaw ay bata—ang winika ng buong giliw sa kanya,—ang para sa akin ngayo'y natutungkol na isagawa ko sa panghuling bugso. Ang buhay ko'y di na magtatagal, kaya't wala akong dapat na gawin sa mundung ito maliban sa makita kitang maligaya.

Si Azucena'y napakaganda sa kanyang suot pangkasal, na mabibilang na isang huwaran sa kariktan; ang magarang tindig, ang magandang mukhang kinalalarawanan ng kamahalar, ang kabutihan, ang kakisigan ng kanyang gayak; ang lahat ng ito'y nagkapisanpisan sa kanya upang ang sinomang makakita'y di na makalimot kailanman.

Lumapit sa kanya si senyora Vogán at iniabot ang marikit na ramilyeteng padala ni lord Chandon, at pagkaraang maibigay ay nagwika:

—Ibigin nawa ng Diyos na ang mga bulaklak

na ito'y maging sagisag ng iyong darating na kaligayahan. Wala kang ina na magmamasid sa iyo ng buong pagmamalaki at pagibig; at gayun din ang ama mo'y namatay na at ngayo'y nagpapahingalay sa pantiyon ng mga bayani. Dahil dito'y ako ang sa ngalan nila ang humahalik sa iyo, at dumadalanginin sa Langit na huwag kang ipaubaya at gawaran ng lahat niliang bendisyon.

Ganap sa oras na lumakad si Azucena sa simbahan, na pinagaantayan ni Adrianong kasama ang inaamang si sir Alberto Dartel,

Isang ganap na katiwasayan ang naghari sa loob ng pagkakasal; at pagkatapos na mabigkas ng pari ang bendisyon, ay tinugtog ng orkesta ang "Marcha nupcial" ni Mendelson, na siyang nagpakilalang tapos na ang pagkakasal ni lord Chandon at ni Azucena Vogán.

Sa paguwi ay doon din nagdaan ang kinasál sa mga lansangang napapalamuthan, sa gitnang mga papuri ng karamihan. Sa loob ng pagaalmusal ay naghari ang katuwaan; at pagkatapos ng ganitong sayá, ay nagsipaglakbay ang mag kasi sa kastilyo ng Chandon.

—Isang kasal ngang napakagara—ang sambot ni Veronica sa kanyang kapatid.

—Talaga nga,—ang itinugon ni Matildeng hindi makapagpigil ng isang ngiti sa kasiyahangloob.—Inaakala kong ang araw na ito'y di ko malilimutan.

Pagkawika nito ay binanggit ni Matilde ang mga kilos na nahalata niya kay sir Ricardo Has

tings na malapit na uiyang mapaibig; at di nga siya namali, sapagka't si D. Ricardo ay nagsabing makipagisangpalad kay Matilde, at ito nama'y di tumanggi.

—Sa madaling pan ho'y matuturing akong lady Hastings—ang winika ng dalaga sa kanyang ina.

—Sa palagay ko ay isa pong mabuting kapalaran at mahirap na makakita ng lalong mabuti sa kanya.

—Talagang mapalad ka—ang ipinakli ni senyora Dartel,—at hindi ako nagaalinlangang di liligaya ka.

Napatigil si Matilde, at makaraan ang ilang saglit ay muling nagsalita ng anya:

—Nalalaman ba ninyo nanay, na para sa aki'y tila hindi ako dapat magtamo ng ganyang kapalaran. Mulang makilala ko si lady Chandon, ay nahihiya akong madalas sa aking sarili. Sa haharapin ay pagsisikapan kong parisan siya, kaya't aalisin ko na ang masama kong kaugalian at pagmamataas.

# XLI

TATLONG taon ang nakaraan sapul niyong mga huling pangyayaring nabanggit na, ay walang anomang gumagambala sa kaligayahan ng magkasing Chandon. Sa unang bugsong paglahok ni Azucena sa kapisanan ay nagdalang takot na siya'y palibhasain ó kaya di matutong manuparan sa mga tungkuling likha ng kanyang mataas na kalagayan. Datapuwa't ang kanyang di pangkaraniwang ganda, ang kanyang mga kagalingan ng isip at ang mahinhin niyang anyo ay nakaakit sa lahat ng mga puso; at sa ganitung paraan ay untiunting kinakamtan niya ang likas ng isang dakilang senyora. Ang pagkakamali niyang nagawa sa kanyang kabataan ay nabaon sa limot, kaya't walang sinomang nangahas na bumanggit.

Si lord Chandon, sa loob ng ilang buwang di niya pagkasumpong kay Azucena ay namutla at lumungkot; ngayo'y nanauling muli ang lahat niyang gandang pagkalalaki. Nagtamo siya ng madlang kapalaran sa lahat ng kanyang hakbangin. Mula na noo'y nabantog siyang literato, at naging isang ginoong kinaalangalanganan sa Korte, at dakilang orador sa parlamento,

Iisang taon pa lamang ang pañganay ni Adriano at ni Azucena nang si D. Arturo at si senyora Vogán ay magpasabi sa magkasi na dumalaw sa kanila Sinaayunan nga ni lord Chandon at ng giliw nito ang anyaya; kaya't nagsiparoong kasama ang bata sa Retiro de la Reina.

Isang araw na si senyora Vogán at si lady Chandon ay nalilibang sa bata, ay pumasok si lord Chandon, at sinabi sa kanyang giliw:

—Azucena ¿ibig mo bang lumabas sa salon? Mayroong kang panaohin.

—Oo, ikinalulugud kong labis—ang itinugon niyang hinahagkan ang bata.

Bahagya pa lamang nakalalabas sa silid nang mahalata ang kamunting nababago sa pagsasalita ni Adriano, na parang mayroong isang malaking bagay na ibig sabihin.

—¿Sinusino ba ang mga panaohing iyan?—ang usisa.—Sa palagay ko'y may iniisip ka.

—Ako nga ay nahihintakutan na magdulot sa iyo ng isang sama ng loob—ang itinugon ni Adriano. —Ang mga panaohin ay si Claudio at ang kanyang asawa.

—¡Si Claudio!—ang sambot na bigla.—Ang tu. too'y ibig ko pa ang huwag nang makita.

—Ang mabuti'y huwag mong hiyain—ang winika ni lord Chandon.—Si G. Lenox ay kasama ko ngayon sa Parlamento at iisa ang aming kinaaanibang lapiang politika. Bukod diyan, ay darating din dito sa ibang araw upang manirahan sa parke ng Acton, at hindi mangyayaring di natin

tanggapin upang huwag makapangit sa atin.

—¿Talaga bang may asawa na?—ang usisa ni lady Chandon.

—Maniwala ka. Ang naging asawa ay si Bbg. Geraldina, anak na bunso ng dukesa ng Tufton. Isang babaing may mabuting turò at kaibigibig.

—Hindi naman sa ako'y may galit kay Claudio—ang ipinakli ni lady Chandon,—datapuwa't dahil sa di ko nakita sapul ng araw ng paglilitis, ay parang nakagigikla sa akin ang pakikipagkita.

Gayun man, palibhasa'y gustu ng kanyang kasi, kaya't si lady Chandon ay naglakas loob na lumabas sa tanggapan. Pagkakita ni Claudio sa kanya ay nagtindig, at nang makalapit ay iniabot ang kamay na taglay ang kagandahangloob.

—Lady Chandon—ang winika,—malabis pong tutoo ang katuwaang kong kayo'y makita.

Pagkaraan ng ganitong pagbati ay ipinakilala ni Claudio ang kanyang liyag na mula na noo'y nagkaroon ditong giliw si lady Chandon; at sapagka't ipinahiwatig niyang mahilig sa mga bulaklak, kaya't nagsilabas silang lahat sa halamanan. Si Claudio na kasunod ni lady Chandon ay tumigil ng kusa sa tapat ng isang mainam na hirasol, at pagkatapos na masiguru niyang hindi siya maririnig ay nagwika sa kanyang kaalakbay ng anya:

—Ipagpatawad ninyo sa akin kung magambala ko kayo ng ilang mga pangungusap. Matagal na pong ninanasa kong kayo'y makausap upang tumupad sa isang tungkulin, na dili iba't ang pagpapa-

salamat sa inyo sa ginawa ninyo sa akin, na pagliligtas sa aking dañgal at buhay.

—Wala kayong sukat na ipagpasalamat sa akin —ang itinugon ni lady Chandon,—sapagka't ginawa ko po iyon sa pagtupad lamang sa isang tungkulin Ako ñga po ang siyang dapat na magpasalamat sa inyo dahil sa pagkaligtas ninyo sa aking puri.

—Mangyayari po ba akong makaasa sa inyong kapatawaran hinggil sa pagiging dahil ko ng̃ inyong mg̃a pagdarusa sa loob ng̃ mahabang panahon?—ang usisa ni Claudio.

—Pinatawad ko na po kayo noon ding araw na malamang ko na sa kaayawan ninyong malahok ako ay tiniis ninyong lahat ang mg̃a kakilakilabot na paguusig.

—Dahil po riyan, ay nangahas akong huming̃ing ling̃ap ng̃ayonsa inyo na ariin lamang ninyong kaibigan ang aking giliw. At ninanasa ko rin po na kung mamarapatin ninyo'y tayong lahat ay maging magkakaibigan. ¿Pumapayag po ba kayo?

—Opo—ang itinugon ni lady Chandon.—Ikalulugud ku ng̃a po na kayo'y tanggapin dito lagi na, kailanma't kayo'y pariritong dumalaw,

Nang magsialis na ang mg̃a panaohin ay inihatid ni lord Chandon hanggang sa karwahe; subali't nang bumalik ito sa kinadoroonan ng̃ kanyang giliw ay nakita niyang parang may iniisip sa tapat ng̃ bintana.

—¿Anong iyong iniisip?—ang usiya sa kanya.

Niyakap ni Azucena ng̃ buong giliw ang kanyang kasi bago tumugon ng̃ anya:

—Ang iniisip ko'y walang iba kungdi kung nagugunita ko ang kamaliang aking nagawa, ay parang di nababagay sa akin ang kaligayahan kong ñgayo'y tinataglay.

Niyakap din siya ñg kanyang kasi, at pagkatapos na mahagkan ay nagwika:

—Batid mo nang di ko gustung mabanggit pa iyan; sapagka't ang nagawa mo'y dili iba't ang anino ñg isang sala, pinakaiibig kong Azucena.

KATAPUSAN.

